## *PAUNANG SALITA*

Ang Kuwento ng Buhay at mga Ginawa ni Jesus ayon kay Apostol Mateo ay isang bagong salin na hinango mula sa orihinal na wikang Griego (Textus Receptus).

Ang munting aklat na ito ay isa lamang sa apat na salaysay tungkol sa buhay ni Jesus na Tagapagligtas. Bawat isa sa apat na salaysay ng buhay ni Jesus ay may kakaibang katangian na wala sa iba. Ang ibang salaysay na tinutukoy ko ay ang mga sinulat nila Juan, Lucas at Marcos.

Sana'y maliwanagan ka sa iyong matutunghayan at ang mga salitang iyong mababasa ay mangusap sa iyong buhay at magdulot ng kaligtasan sa iyong buong pagkatao.

# LISTAHAN NG MGA NILALAMAN

## *Angkang Pinagmulan ni Jesus*

1 1 Ang kasulatan ng angkang pinagmulan ni Jesu
Kristo, lalaking anak ni David, lalaking Anak ni
Abraham. 2 *Mula* kay Abraham ay isinilang si Isaac,
at *mula* kay Isaac ay isinilang si Jacob, at *mula* kay
Jacob ay isinilang si Juda at ang mga kapatid niya, 3 at *mula*
kay Juda ay isinilang si Fares at si Zara sa tulong ni Tamar,
at *mula* kay Fares ay isinilang si Hezrom, at *mula* kay
Hezrom ay isinilang si Aram, 4 at *mula* kay Aram ay isinilang
si Aminadab, at *mula* kay Aminadab ay isinilang si Naason,
at *mula* kay Naason ay isinilang si Salmon, 5 At *mula* kay
Salmon ay isinilang si Boas sa tulong ni Rahab, at *mula* kay
Boas ay isinilang si Obed mula kay Ruth, at *mula* kay Obed
ay isinilang si Jesse, 6 at *mula* kay Jesse ay isinilang si David
na hari. At *mula* kay haring David ay isinilang si Solomon
mula sa *naging asawa* ni Urias, 7 at *mula* kay Solomon ay
isinilang si Roboam, at *mula* kay Roboam ay isinilang si Abia,
at *mula* kay Abia ay isinilang si Asa, 8 at *mula* kay Asa ay
isinilang si Josafat, at *mula* kay Josafat ay isinilang si Joram,
at *mula* kay Joram ay isinilang si Usias, 9 at *mula* kay Usias
ay isinilang si Jotam, at *mula* kay Jotam ay isinilang si Akhas,
at *mula* kay Akhas ay isinilang si Ezekias, 10 at *mula* kay
Ezekias ay isinilang si Manase, at *mula* kay Manase ay
isinilang si Amon, at *mula* kay Amon ay isinilang si Josias, 11
at *mula* kay Josias ay isinilang si Jeconias at ang mga
kapatid niya sa panahon ng pagkabihag sa Babylonia. 12 At
matapos na mabihag sa Babylonia, *mula* kay Jeconias ay
isinilang si Salatiel, at *mula* kay Salatiel ay isinilang si
Zorobabel, 13 at *mula* kay Zorobabael ay isinilang si Abiud,
at *mula* kay Abiud ay isinilang si Eliakim, at *mula* kay Eliakim
ay isinilang si Azor, 14 At *mula* kay Azor ay isinilang si Sadok,
at *mula* kay Sadok ay isinilang si Akhim, at *mula* kay Akhim
ay isinilang si Eliud, 15 at *mula* kay Eliud ay isinilang si
Eleazar, at *mula* kay Eleazar ay isinilang si Matan, at *mula*
kay Matan ay isinilang si Jakob, 16 at *mula* kay Jakob ay
isinilang si Jose, na asawa ni Maria - mula sa kanya isinilang
si Jesus na kung tawagin ay Kristo. 17 Kaya't lahat ng

henerasyon mula kay Abraham hanggang kay David ay 14
na henerasyon, at mula kay David hanggang sa pagkabihag
sa Babylonia ay 14 na henerasyon, at mula sa pagkabihag
sa Babylonia hanggang kay Kristo ay 14 na henerasyon.

### *Paraan ng Kapanganakan ni Jesus*

18 Ngayon, ganito ang nangyari sa kapanganakan ni
Jesu Kristo: ang Kanyang inang si Maria kasi ay naikasal na
kay Jose, pero bago pa sila magsama, natuklasan nito na
may dinadala na *siya* sa loob ng tiyan mula sa Banal na
Espiritu. 19 Pero *dahil* si Jose na asawa niya ay matuwid at
hindi *nito* gustong ipahiya siya sa madla, pinlano *na lang*
nitong lihim na hiwalayan siya. 20 Pero habang pinag-iisipan
niya ang mga bagay na ito, biglang nagpakita sa kanya sa
panaginip ang isang anghel ng Panginoon. Sabi nito,
"Joseng anak ni David, huwag kang matakot na tanggapin
si Maria na asawa mo dahil ang nasa loob niya ay nabuo
mula sa Espiritung Banal, 21 at magluluwal siya ng lalaking
anak at Jesus ang pangalang itatawag mo sa Kanya, dahil
Siya ang magliligtas sa bayan Niya mula sa mga kasalanan
nila. 22 Ngayon, nangyari ang lahat ng ito para matupad ang
naipahayag mula sa Panginoon sa pamamagitan ng propeta
na nagsasabing, 23 "Tignan mo, ang birhen ay
magdadalang-tao sa loob ng sinapupunan at magluluwal ng
lalaking anak at tatawagin ang pangalan Niyang Emmanuel,
na ang ibig sabihin ay, 'Kasama natin ang Diyos.' 24 Kaya't
pagbangon ni Jose mula sa pagtulog, ginawa niya kung
paano inutos ito sa kanya ng anghel ng Panginoon, at
kinupkop niya ang asawa niya. 25 Pero hindi siya nakipagtalik
dito hanggang sa mailuwal ng ina ang panganay na lalaking
anak nito. At tinawag niya ang pangalan nitong Jesus.

### *Mga Dayuhang Bumisita kay Jesus*

2 1 At nang ipanganak si Jesus sa Betlehem ng Judea
noong mga panahon ni haring Herodes, biglang may
dumating sa Jerusalem na mga pantas mula sa

silangan. 2 Sabi nila, "Nasaan na ang isinilang na Hari ng
mga Judio? Nakita kasi namin ang Kanyang bituwin doon sa
silangan at naparito kami para sambahin Siya." 3 Pero nang
marinig *ito* ay nabahala si Herodes na hari, gayon din ang
buong Jerusalem kasama niya. 4 Kaya't nang magpulong
lahat ang mga pinunong pari at ang mga tagapagturo ng
bayan, nagtanong siya sa kanila kung saan ang Kristo
isisilang. 5 At sinabi nila sa kanya, "Sa Betlehem ng Judea,
dahil ganito ang naisulat sa pamamagitan ng propeta, 6 'At
ikaw Betlehem, lupain ng Judea, ikaw ay hindi nahuhuli sa
samahan ng mga pinuno ng Judea. Dahil mula sa iyo ay
lalabas ang Namumuno na Siyang mag-aalaga sa bayan
Kong Israel.' 7 Kaya't nang lihim na ipatawag ni Herodes ang
mga pantas, inalam niya mula sa kanila ang eksaktong
panahon ng pagpapakita ng bituwin. 8 At matapos silang
papuntahin sa Betlehem ay sinabi nito, "Pagkaalis *niyo* ay
masusi ninyong alamin ang tungkol sa sanggol. At kapag
natagpuan niyo na ay balitaan niyo ako para ako rin ay
pumunta *roon at* sambahin Siya." 9 At sila'y umalis nang
marinig ang hari, at kamangha-mangha *na* ang bituwin na
nakita nila doon sa silangan ay nanguna sa kanila hanggang
sa dumating ito *at* tumigil sa itaas *mismo* ng kinaroroonan
ng bata. 10 At nang makita ang bituwin, nagdiwang sila *dala*
ng matindi *at* sobra-sobrang tuwa. 11 At pagdating sa loob
ng bahay, natagpuan nila ang bata kasama si Maria na ina
nito, at pagdapa sa lupa ay sinamba nila Siya. At nang
buksan ang kanilang mga kabang-yaman ay naghandog sila
sa Kanya ng mga regalong ginto, pati kamanyang, at mira.
12 Pero nang bigyang babala sila ng Diyos sa isang panaginip
na huwag nang bumalik *pa* kay Herodes, umalis na sila
papunta sa sariling bansa gamit ang ibang ruta.

## *Dinala ang Batang Jesus sa Egipto*

13 Ngayon, pagka-uwi nila ay biglang may
nagpakitang anghel ng Panginoon kay Jose sa isang
panaginip. Sabi nito, "Pagkabangon *mo*, ay dalhin mo ang
bata pati ang Kanyang ina, at tumakas kayo papunta sa

Ehipto, at manatili kayo roon hanggang may sabihin ako sa
iyo. Dahil sa maigsing panahon *na lang* ay sisikapin ni
Herodes na hanapin ang bata para patayin Siya." 14 At nang
bumangon ay kinuha niya ang bata at ang ina nito *sa gitna*
ng gabi, at umalis papuntang Ehipto. 15 At naroon sila
hanggang sa kamatayan ni Herodes, para matupad ang
sinabi ng Panginoon sa pamamagitan ng propeta na
nagsasabing, "Mula sa Ehipto ay tinawag Ko ang Anak Ko."

## *Pinaslang ni Herodes ang Napakaraming Bata*

16 Nang malaman ngayon ni Herodes na naisahan
siya ng mga pantas, sobra siyang nagalit kaya't nag-utos
siya na patayin lahat ang mga batang lalake na nasa
Betlehem, at lahat ng nasa mga katabing bayan nito mula
edad dalawang taon at pababa, ayon sa panahon na masusi
niyang inalam mula sa mga pantas. 17 Kaya't natupad ang
sinabi sa pamamagitan ng propeta Jeremias na nagsasabing,
18 "Isang tinig sa loob ng Rama ang narinig: pagluluksa at
iyakan na may kasamang malakas na hagulgulan. Si Raquel
ay humahagulgol para sa mga anak niya, at hindi niya
gustong huminahon dahil wala na sila." 19 Pero nang
mamatay na si Herodes, biglang nagpakita ang anghel ng
Panginoon kay Jose sa Ehipto sa *isang* panaginip. 20 Sabi
nito, "Pagbangon *mo*, kunin mo ang bata pati na ang
Kanyang ina at pumunta kayo sa lupain ng Israel, dahil
namatay na ang mga naghahangad sa buhay ng bata." 21 At
pagbangon nito ay kinuha niya ang bata kasama ang ina
nito at nagpunta sa lupain ng Israel. 22 Pero nang
mabalitaan *niya* na si Arquelao ang naghahari sa Judea
kapalit ni Herodes na ama nito, natakot siyang pumunta
roon. Pero nang mangusap ang Diyos sa pamamagitan ng
isang panaginip, umatras siya *at* nagpunta sa *ibang* dako
ng Galilee. 23 At pagdating *roon* ay tumira siya sa isang
lungsod na kung tawagin ay Nazaret, kaya't natupad ang
sinabi sa pamamagitan ng mga propeta na Nazareno ang
itatawag sa Kanya.

## *Hinanda ni Juan ang Daan ng Panginoon*

3 1 At sa loob ng mga panahong iyon ay dumating si
Juan na Tagalublob na nangangaral sa gitna ng
ilang ng Judea. 2 At sinasabi niya, "Magbago na kayo
ng pag-iisip, dahil lumapit na ang Kaharian ng
Kalangitan." 3 Dahil ito na siya na binanggit sa
pamamagitan ng propeta Isaias na nagsasabing, "May tinig
na sumisigaw sa gitna ng ilang, 'Ihanda niyo ang daraanan
ng Panginoon, gawin ninyong patag ang lalakaran Niya.' " 4
Ito rin ang Juan na siyang may damit na galing sa balahibo
ng kamelyo, at may balat na sinturon sa palibot ng baywang
niya, at ang pagkain niya ay mga balang at pulut-pukyutang
mula sa kalikasan. 5 Sa mga panahong iyon ay
nagpupuntahan sa kanya ang *mga taga* Jerusalem, at
buong Judea, pati na ang lahat ng bayang nakapalibot sa
Jordan, 6 at sila'y nagpapalublob sa kanya sa gitna ng Jordan,
habang hayagang inaamin ang mga kasalanan nila. 7 Pero
nang makita niyang maraming mga Pariseo at mga Saduseo
ang dumarating papunta sa kanyang paglulublob, sinabi
niya sa kanila, "Mga anak ng ahas! Sino ang nagbabala sa
inyong tumakas mula sa papalapit na *Pagbubuhos ng* Galit?

## *Ang Totoong Pagsisisi*

8 Kaya naman, ipakita niyo sa gawa ang mga bunga
na katumbas ng pagbabago, 9 At huwag isipin *at* sabihin sa
inyong mga sarili, 'Ama namin si Abraham!' Dahil sinasabi
ko sa inyo na kaya ng Diyos mula sa mga batong ito na
magpalaki ng mga anak ni Abraham! 10 Pero ngayon din,
ang palakol ay nakatutok na sa ugat ng mga punongkahoy.
Kaya't bawat punongkahoy na di nagpapakita ng
magandang bunga ay pinuputol at hinahagis papunta sa
apoy. 11 Totoong inilulublob ko kayo sa tubig tungo sa
pagbabago, pero ang parating na kasunod ko ay mas
makapangyarihan kaysa sa akin. Ni hindi ako karapat-dapat
na magbitbit *man lang* ng Kanyang sandalayas. Siya ang
maglulublob sa inyo gamit ang Espiritung Banal at apoy. 12

Nasa kamay Niya ang kalaykay, at sasalain Niyang maigi
ang giikan Niya at iipunin ang trigo Niya sa loob ng kamalig.
Pero ang ipa ay susunugin Niya sa di namamatay na apoy.
13 Sa puntong iyon, dumating si Jesus sa lugar ng Jordan
mula sa Galilee *at* lumapit kay Juan para magpalublob sa
kanya. 14 Pero pinigilan Siya ni Juan sabay sabi, "Ako *pa nga*
ang kailangang magpalublob sa Iyo, at Ikaw *pa* ang
lumalapit sa akin? 15 Pero sumagot si Jesus *at* sinabi sa
kanya, "Hayaan mo *lang sa* ngayon, dahil ito ang nararapat
nating gawin para matupad lahat ang katuwiran." Kaya't
pumayag siya sa Kanya. 16 At matapos mailublob ni Jesus,
agad Siyang umahon mula sa tubig. At biglang nagbukas sa
Kanya ang kalangitan at nakita niya ang Espiritu ng Diyos
na parang kalapating bumababa at dumadapo sa Kanya. 17
At biglang may boses mula sa kalangitan na nagsabing, "Ito
ang minamahal Kong Anak, sa Kanya Ako natutuwa."

### *Nagtagumpay si Jesus laban sa Tukso*

4
1 Nang panahong iyon, si Jesus ay pinapunta ng
Espiritu sa gitna ng ilang, para subukin ng diyablo.
2 At pagkatapos makapag-ayuno ng 40 araw at 40
gabi, Siya'y nagutom. 3 Kaya't pagkalapit sa Kanya
ng manunukso ay sinabi nito, "Kung Ikaw *nga* ang
Anak ng Diyos, sabihin Mo sa mga batong ito na
sila'y maging mga tinapay." 4 Pero nang sumagot ay sinabi
Niya, "Naisulat, 'Di lamang sa pamamagitan ng tinapay
mabubuhay ang tao, kundi sa pamamagitan ng bawat
salitang lumalabas mula sa bibig ng Diyos.'" 5 Nang
sandaling iyon ay dinala Siya ng diyablo papunta sa banal
na lungsod, at pinatayo Siya sa ibabaw ng pinakamataas na
bahagi ng templo. 6 At sabi nito sa Kanya, "Kung Ikaw nga
ang Anak ng Diyos, ihulog mo ang Iyong sarili pababa, dahil
naisulat na uutusan Niya ang mga anghel Niya patungkol sa
Iyo, at kakargahin Ka sa kanilang mga kamay, kundi ay
baka matisod ang paa Mo sa bato." 7 Sinabi sa kanya ni
Jesus, "Sa kabilang banda, naisulat *din*, 'Huwag mong
susubukin ang Panginoon mong Diyos.'" 8 Dinala Siyang muli

ng diyablo papunta *naman* sa sobrang taas na bundok, at
pinakita sa Kanya lahat ng mga kaharian ng daigdig, pati *na*
ang kaningningan nila, **9** sabay sabi sa Kanya, "Lahat ng mga
ito'y ibibigay ko sa Iyo kung dadapa ka sa lupa *para*
sambahin ako." **10** Kaya't sinabi sa kanya ni Jesus, "Lumayas
ka, Satanas! Dahil naisulat, Sasambahin mo ang Panginoon
mong Diyos, at Siya lamang ang paglilingkuran mo. "

## *Simula ng Ministeryo ni Jesus*

11 Kaya't iniwan Siya ng diyablo at biglang may
dumating na mga anghel at pinaglingkuran Siya. 12 Pero
nang marinig ni Jesus na si Juan ay nadakip, umalis Siya
papunta ng Galilee. 13 At pag-alis sa Nazaret, nagpunta Siya
*at* tumira sa Capernaum na malapit sa dagat, sa lugar na
nasasakupan ng Zabulon at Neftalim, 14 para matupad ang
sinabi sa pamamagitan ng propeta Isaias na sinasabing, 15
"Lupain ng Zabulon at lupain ng Neftalim, daanan sa dagat
sa kabilang ibayo ng Jordan, distrito ng mga dayuhang
bansa. 16 Ang bayan na nakaupo sa gitna ng kadiliman ay
nakakita ng matinding liwanag at sa kanilang mga nakaupo
sa lupain at anino ng kamatayan lumitaw ang liwanag." 17
Mula noon, nagsimulang magproklama si Jesus at magsabi,
"Magbalik-loob na kayo, dahil lumapit na ang Kaharian ng
Kalangitan!"

## *Kumalat ang Masayang Balita sa Marami*

18 At habang naglalakad si Jesus sa tabing dagat ng
Galilee, nakita Niya ang dalawang magkapatid na lalake, si
Simon na tinatawag na Pedro, at ang kapatid nitong *si*
Andres. Naghahagis sila ng lambat sa gitna ng dagat dahil
sila ay mga mangingisda. 19 At sinabi Niya sa kanila,
"Halikayo't sumunod sa Akin, at gagawin Ko kayong
mangingisda ng mga tao." 20 At agad-agad, nang iwan ang
mga lambat, sila'y sumama sa Kanya. 21 At paglayo mula
roon, nakita Niya ang dalawa pang magkapatid na lalake, si
Tyago na *anak* ni Zebedeo at si Juan na kapatid nito na nasa

loob ng bangka kasama ang tatay nilang si Zebedeo. At
tinawag Niya ang mga ito habang nag-aayos ng kanilang
mga lambat. 22 Kaya't agad nilang iniwanan ang bangka pati
ang ama nila, *at* sumama sa Kanya. 23 At nililibot ni Jesus
ang buong Galilee, nagtuturo sa loob ng mga simbahan nila,
at nagpoproklama ng masayang balita ng Kaharian, saka
nagpapagaling ng bawat sakit at bawat kapansanan sa
katawan sa kalagitnaan ng mga tao. 24 At umabot ang
kasikatan Niya sa kabuuan ng Sirya. Kaya't dinala nila sa
Kanya ang lahat ng may malubhang kalagayan *dala* ng iba't
ibang karamdaman, at inaalipin ng labis na pangingirot,
gayun din ang mga sinasaniban ng demonyo, pati rin ang
mga nababaliw at mga paralitiko, at sila'y pinagaling Niya.
25 At nagsunuran sa Kanya ang sangkatutak na taong mula
sa Galilee at Sampung-bayan, gayun din sa Jerusalem, pati
na sa Judea at sa kabilang ibayo ng Jordan.

### *Ang Mapapalad*

5

1 Pero nang makita ang mga tao ay umakyat Siya
papunta sa bundok. At pagkaupo Niya, lumapit sa
Kanya ang mga alagad Niya. 2 At pagbuka ng bibig
Niya, tinuruan Niya sila. Sabi Niya, 3 "Mapapalad ang
mga dukha sa espiritu dahil ang Kaharian ng
Kalangitan ay sa kanila. 4 Mapapalad ang mga nag-
iiyakan, dahil palalakasin ang loob nila. 5 Mapapalad ang
mga maaamo, dahil mamanahin nila ang daigdig. 6
Mapapalad ang mga nagugutom at nauuhaw sa katuwiran,
dahil bubusugin sila. 7 Mapapalad ang mga mahahabagin: dahil
sila'y kahahabagan. 8 Mapapalad ang malilinis ang puso:
dahil makikita nila ang Diyos. 9 Mapapalad ang mga
pasimuno ng kapayapaan dahil tatawagin silang mga anak
ng Diyos. 10 Mapapalad ang mga inusig alang-alang sa
katuwiran: dahil ang Kaharian ng Kalangitan ay sa kanila. 11
Kayo ay mapapalad kapag pinagalitan at inusig kayo, sabay
sasabihin lahat ng masasamang salita laban sa inyo na hindi
naman totoo, alang-alang sa Akin. 12 Maging masaya kayo
at labis na magdiwang dahil malaki ang gantimpala niyo sa

loob ng kalangitan, dahil sa ganitong paraan rin nila inusig
ang mga propeta na nauna sa inyo.

## *Ang Asin at Liwanag ng Daigdig*

**13** Ang asin ng sangkalupaan ay kayo. Pero kung
tumabang na ang asin, sa anong bagay mapapaalat ito?
Dahil kung wala na itong tapang, di ba dapat na *itong* itapon
sa labas at apak-apakan ng mga tao? **14** Ang liwanag ng
daigdig ay kayo. Hindi magagawang magtago ng isang
lungsod na matatagpuan sa ibabaw ng bundok. **15** Hindi rin
naman nagsisindi ng lampara pagtapos ay inilalagay ito sa
ilalim ng timba, kundi ay sa ibabaw ng ilawan. Kaya't
iniilawan nito ang lahat ng nasa loob ng bahay. **16** Kaya
naman, pagliwanagin *niyo* ang ilaw niyo sa harapan ng mga
tao, para makita nila ang kagandahan ng inyong ginagawa
at luwalhatiin ang Ama niyo na nasa kalangitan.

## *Dumating si Jesus para Tupdin ang Batas ng Diyos*

**17** Huwag niyong isipin na dumating Ako para
buwagin ang Batas o ang mga Propeta. Hindi Ako dumating
para bumuwag kundi para magpatupad. **18** Dahil sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, hanggang sa lumipas na ang langit at
ang lupa, hinding-hindi mawawalan ng saysay ang isang
titik o katiting na guhit man mula sa Batas hanggang sa
maisakatuparan ang lahat. **19** Kaya't kung sinumang lalabag
sa isa sa mga pinakamaliliit sa mga Kautusang ito, at ituro
niya ang ganito sa mga tao, siya ay tatawaging
'pinakamababa' sa loob ng Kaharian ng Kalangitan. Pero
sinumang magsagawa at magturo nito; siya ay tatawaging
'dakila' sa loob ng Kaharian ng Kalangitan. **20** Dahil sinasabi
Ko sa inyo na kung hindi niyo labis-labis na mahihigitan ang
katuwiran ng mga dalubhasa sa Biblia at ng mga Pariseo,
hinding-hindi kayo makakapasok sa loob ng Kaharian ng
Kalangitan.

## *Makipagkasundo sa Kaaway*

21 Narinig niyo na sinabi nila noong unang panahon,
'Huwag kang papatay ng tao, pero ang sinumang pumatay
ng tao ay mananagot sa hukuman. 22 Pero sinasabi Ko sa
inyo na lahat ng nagagalit sa kapatid niya nang walang
kadahi-dahilan ay masasailalim sa paglilitis; at sinumang
magsabi sa kapatid niya, 'Sira ulo! ' ay mananagot sa korte;
at sinumang magsabing 'Tanga! ' ay manganganib na
mapunta sa lugar ng apoy 23 Kaya't kung magdadala ka ng
handog mo sa ibabaw ng altar at doo'y naalala mo na ang
kapatid mo ay may bagay na laban sa iyo, 24 Iwanan mo
roon ang handog mo sa harap ng altar sabay alis.
Makipagkasundo ka muna sa kapatid mo, at pagkatapos ay
pumunta ka na para magdala ng handog mo. 25
Makipagkasundo ka sa kaaway mo kaagad, hangga't nasa
daan ka pang kasama niya, kundi ay baka dalhin ka ng
kaaway *mo* sa hukom, at ang hukom ay dalhin ka sa pulis,
pagkatapos ay ipatapon ka sa loob ng bilangguan. 26
Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, hinding-hindi ka makakalabas
mula roon hanggang sa mabayaran mo ang kahuli-hulihang
sentimo.

## *Mga Mata – Sanhi ng Kasalanan*

27 Narinig niyo na sinabi nila noong unang panahon,
'Huwag kang makikiapid. ' 28 Pero sinasabi Ko sa inyo na
bawat isang tumitingin sa isang babae para pagnasahan ito
ay nakiapid na rito sa kaibuturan ng puso niya. 29 Pero kung
ang kanan mong mata ay nagiging dahilan para madapa ka,
dukutin mo ito at itapon palayo sa iyo. Dahil mas mabuti pa
*sa iyo* na mawala ang isang parte ng katawan mo at hindi
ang buong katawan mo ang ihagis sa gitna ng impiyerno. 30
At kung ang kanan mong kamay ay nagiging dahilan para
madapa ka, putulin mo ito at itapon palayo *sa iyo*. Dahil mas
mabuti pa *sa iyo* na mawala ang isang parte ng katawan
mo, at hindi ang buong katawan mo ang ihagis sa gitna ng
impiyerno.

## *Huwag Hiwalayan ang Asawa*

31 May nagsabi rin na ang sinumang hiwalayan ang
asawa niyang babae ay dapat bigyan siya ng kasulatan ng
diborsyo. 32 Pero sinasabi Ko *sa* inyo na sinumang hiwalayan
ang asawa niyang babae maliban sa kaso ng kasalanang
sexual ay nagtutulak ditong makiapid; at nakikiapid *ang*
sinumang pakasalan ang hiniwalayang babae.

## *Maging Totoo Sa Iyong mga Salita*

33 Muli pa, narinig niyo na sinabi nila noong unang
panahon, 'Huwag kang magsisinungaling sa iyong
panunumpa, kundi ay tutuparin mo ang ipinangako mo sa
Panginoon.' 34 Pero sinasabi Ko sa inyo, huwag na *kayong*
manunumpa: ni sa langit, dahil iyon ay trono ng Diyos; 35 o
sa lupa, dahil apakan ito ng mga paa Niya; maski pa sa
Jerusalem, dahil ito ay lungsod ng dakilang Hari. 36 At huwag
*mong* itataya ang ulo mo *kapag* nangako ka, dahil hindi mo
naman kayang gawing puti o itim isa *mang* buhok. 37 Pero
ang salita niyo ay maging 'Oo' *kung* oo, 'Hindi' *kung* hindi.
At ang lalabis sa mga ito ay galing *na* sa masama.

## *Pagtrato sa mga Kaaway*

38 Narinig niyo na sinabi, 'Mata para sa mata, at
ngipin para sa ngipin.' 39 Pero sinasabi Ko sa inyo, huwag
ninyong labanan ang masama, kundi sinumang sasapak sa
iyo sa kanang pisngi mo, ibaling mo rin sa kanya ang kabila.
40 At sa may gustong magdemanda *sa iyo* at umagaw ng
damit mo, ipaagaw mo na rin sa kanya ang balabal. 41 At
sinumang magpipilit sayong lumakad ng isang milya,
samahan mo *na rin* siya *hanggang* sa ikalawa. 42 Magbigay
ka sa humihingi sa iyo at huwag mong talikuran ang
gustong manghiram sa iyo. 43 Narinig niyo na sinabi,
'Mahalin mo ang kapwa mo at kamuhian ang kaaway mo.'
44 Pero sinasabi Ko sa inyo, mahalin niyo ang kaaway niyo,
magsalita kayo ng maganda sa mga nagsasalita ng masama
sa inyo, gawan niyo ng kabutihan ang mga namumuhi sa

inyo, at ipanalangin niyo ang mga nang-aabuso sa inyo pati
na ang mga umuusig sa inyo, 45 nang sa gayon ay maging
mga anak kayo ng Ama ninyong nasa kalangitan, dahil
pinasisikat Niya sa mga masasama at sa mga mabubuti ang
araw Niya, at nagpapadala Siya ng ulan sa mga matutuwid
at sa mga makasalanan. 46 Dahil kung mahal niyo ang mga
nagmamahal sa inyo, anong gantimpala ang mayroon kayo?
Hindi *ba* ganyan din ang ginagawa ng mga kolektor ng
buwis? 47 At kung ang mga kapatid niyo lang ang binabati
niyo, ano ang kakaibang ginagawa niyo? Di *ba't* ganito rin
ang ginagawa ng mga kolektor ng buwis? 48 Kaya't magiging
mga sakdal kayo kung paanong ang Ama niyo na nasa
kalangitan ay sakdal.

### *Paano Tumulong sa Kapwa*

6 1 Makinig kayo, ang mga pagtulong niyo sa kapwa
ay huwag niyong gagawin sa harap ng mga tao
para mapansin nila. Pero kung hindi ay wala
kayong gantimpala mula sa Ama niyo na nasa
kalangitan. 2 Kaya't kapag gumawa ka ng kabutihan
sa kapwa, huwag mo *nang* patunugin ang trumpeta sa
unahan mo gaya ng mga ginagawa ng mga ipokrito sa loob
ng mga simbahan at sa gitna ng mga kalsada upang umani
ng mga papuri mula sa mga tao. Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo, nasa kanila na ang gantimpala nila. 3 Pero ikaw na
gumagawa ng kabutihan sa kapwa, huwag mo nang
ipaalam sa kaliwang kamay mo ang ginagawa ng kanang
kamay mo, 4 para ang iyong pagtulong sa kapwa ay maging
lihim: at ang Ama mo na nakakakita sa *alinmang* nakatago
ay Siyang magbibigay ng nararapat *sa iyo* na kitang-kita ng
lahat.

### *Tamang Paraan ng Pananalangin*

5 At pag manalangin ka, huwag kang gagaya sa mga
ipokrito dahil gustong-gusto nilang tumayo para magdasal
sa loob ng mga simbahan at sa mga kanto ng mga kalsada
para magpakitang-gilas sa mga tao. Sinasabi Ko sa inyo ang

totoo na nasa kanila na ang gantimpala nila. **6** Pero ikaw,
kapag ika'y mananalangin, pumasok ka sa loob ng kuwarto
mo at pagka sarado mo ng pintuan ay manalangin ka sa
Ama mo na nasa tagong lugar. At ang Ama mo na
nakakakita sa alinmang nakatago ay ibibigay ang nararapat
*sa iyo* na kitang-kita ng lahat. **7** At pag mananalangin kayo,
huwag kayong paulit-ulit magsalita gaya ng mga pagano:
dahil akala nila ay pakikinggan sila sa dami ng sinasabi nila.
**8** Kaya't huwag kayong maging katulad nila, dahil alam ng
Ama niyo ang inyong mga pangangailangan bago niyo pa
hilingin sa Kanya. **9** Kaya't ganito kayo manalangin: 'Aming
Ama na nasa kalangitan, pakabanalin nawa ang pangalan
Niyo. **10** Dumating nawa ang Kaharian Niyo. Mangyari nawa
ang kagustuhan Niyo, kung paano sa langit, ganun din *po*
sa buong daigdig. **11** Ibigay Niyo *po* sa amin, ngayong araw,
ang tinapay na kailangan namin. **12** At patawarin Niyo *po*
kami sa mga utang namin, kung paano rin kami
nagpapatawad sa mga may utang sa amin. **13** At huwag Niyo
*po* kaming dalhin sa gitna ng pagsubok, kundi iligtas Niyo
kami mula sa masama. Dahil *po* ang Kaharian, at ang
kapangyarihan, at ang kaluwalhatian ay sa Inyo magpasa
walang hanggan. Amen. **14** Dahil kung patatawarin niyo ang
mga tao sa mga atraso nila, patatawarin din kayo ng Ama
niyo sa langit. **15** Pero kung di niyo patatawarin ang mga tao
sa mga atraso nila, hindi rin palalampasin ng Ama niyo ang
mga atraso niyo.

### *Paraan ng Pag-aayuno*

**16** At pagka nag-aayuno kayo, huwag kayong tutulad
sa mga ipokrito na mukhang malungkot, dahil pinapapangit
nila ang mga mukha nila para ipakita sa mga taong nag-
aayuno sila. Sinasabi Ko sa inyo ang totoo na nasa kanila
na ang gantimpala nila. **17** Pero ikaw, habang nag-aayuno,
langisan mo ang ulunan mo at hilamusan mo ang mukha
mo, **18** nang hindi magmukha sa mga taong nag-aayuno ka,
maliban sa Ama mo na di nakikita. At ang Ama mo na

nakakakita sa nakatago ay ibibigay sa iyo kung anung
nararapat na kitang-kita ng lahat.

### *Mag-ipon ng Kayamanan sa Langit*

**19** Huwag kayong mag-imbak ng mga kayamanan sa
ibabaw ng lupa para sa inyong mga sarili, kung saan
naninira ang insekto at kalawang, at kung saan ang mga
magnanakaw ay nakakapasok at nakakapagnakaw. **20** Pero
mag-imbak kayo ng mga kayamanan sa langit para sa
inyong mga sarili, kung saan ang insekto o kalawang ay di
naninira, at kung saan ang mga magnanakaw ay di
nakakapasok o nakakapagnakaw *man*. **21** Dahil *kung* nasaan
man ang kayamanan niyo, doon din mapupunta ang puso
niyo. **22** Ang nagpapaliwanag sa katawan ay ang mata.
Kaya't kung ang mata mo ay maayos, ang buong katawan
mo ay magliliwanag. **23** Pero kung ang mata mo ay masama,
ang buong katawan mo ay mababalot sa dilim. Kaya't kung
ang liwanag na nasa iyo ay kadiliman *pala*, napakatindi ng
dilim *na iyan*! **24** Walang kayang manilbihan sa dalawang
panginoon. Dahil ito ang pwedeng mangyayari:
kamumuhian niya ang isa at ang kabila *naman* ay
mamahalin niya; o magiging matapat siya sa isa at
pawawalang halaga ang kabila. Hindi niyo kayang
maglingkod sa Diyos at sa kayamanan.

### *Huwag Mabalisa*

**25** Dahil dito sinasabi Ko sa inyo, huwag ninyong
alalahanin ang ikabubuhay niyo, *kung* anung kakainin niyo
at *kung* anung iinumin niyo; ni para sa katawan niyo, *kung*
anung isusuot niyo. Hindi ba't ang paghinga ay higit na
mahalaga kaysa sa pagkain at ang katawan *kaysa* sa damit?
**26** Tignan niyo ang mga ibon sa himpapawid. Kahit na hindi
sila naghahasik ni umaani, ni nag-iipon sa loob ng mga
kamalig ay pinapakain *pa* rin sila ng Ama niyo sa langit.
Hindi ba't mas marami ang nagagawa niyo kaysa kanila? **27**
Sino rin sa inyo na sa pagiging balisa ay kayang magdagdag

sa tangkad niya ng isang siko? 28 At bakit kayo nag-aalala
tungkol sa pananamit? Pag-aralan niyo kung paano
lumalago ang mga lirio sa parang. Hindi sila nagpapagod ni
humahabi *man*, 29 Pero sinasabi Ko sa inyo na kahit si
Solomon ay hindi nakapagdamit kagaya ng isa sa mga ito,
sa kabila ng lahat ng kaningningan niya. 30 Pero kung
ganoon na lang damitan ng Diyos ang damo sa kalupaan na
sa araw na ito at sa kinabukasan ay hinahagis sa pugon,
hindi ba't mas lalo na kayo? Maliliit ang pananalig! 31 Kaya't
huwag kayong mag-alala sa pagsasabing, "Anung kakainin
namin?" o, "Anung iinumin namin?" o, "Anung isusuot
namin?" 32 (Dahil ang mga pagano ay hinahabol ang lahat
ng mga ito.) Dahil alam ng Ama niyo sa langit na kailangan
niyo ang lahat ng ito. 33 Pero hanapin niyo muna ang
Kaharian ng Diyos at ang katuwiran Niya, at ang lahat ng
mga ito ay idaragdag Niya sa inyo. 34 Kaya't huwag kayong
mag-alala para sa kinabukasan, dahil ang bukas ay mag-
aalala *para* sa sarili nito. Sapat na *para* sa *isang* araw ang
problema nito.

## *Huwag Manghusga*

7 1 Huwag kayong manghusga para di kayo husgahan.
2 Dahil sa hatol na pinanghahatol niyo kayo ay
hahatulan, at sa sukatang ipinangsusukat niyo kayo
ay susukatan din. 3 Kaya bakit mo tinitignan ang ipa
na nasa mata ng kapatid mo, pero hindi mo napapansin ang
kahoy na nasa mata mo. 4 O paano mo sasabihin sa kapatid
mo, 'Hayaan mong alisin ko ang ipa mula sa mata mo,' at
tignan mo, iyong kahoy *ay* nasa mata mo *pa*? 5 Ipokrito,
alisin mo muna ang kahoy mula sa mata mo at nang sa
gayon ay malinaw kang makakakita para makuha ang ipa
mula sa mata ng kapatid mo! 6 Huwag ninyong ibigay ang
banal sa mga aso, ni ihagis ang mga perlas niyo sa harapan
ng mga baboy, kundi ay baka apak-apakan *lang* nila *ang*
*mga ito* ng mga paa nila, at paglingon ay wasakin nila kayo.

## *Humingi, Maghanap at Kumatok*

7 Humingi kayo at ito'y ibibigay sa inyo. Hanapin niyo
at matatagpuan niyo. Kumatok kayo at bubuksan ito para
sa inyo. 8 Dahil ang bawat humihingi ay tumatanggap at ang
naghahanap ay nakakatagpo at ang kumakatok ay
pagbubuksan. 9 O sinung tao na taga sa inyo na kapag ang
anak niyang lalake ay hiningan siya ng tinapay ay, baliktad,
bato ang ibibigay niya? 10 At kung isda *naman* ang hingin sa
kanya ay, baliktad, ahas ang ibibigay niya? 11 Kaya't kung
kayong masasama ay marunong magbigay ng mga
mabubuting regalo sa mga anak niyo, gaano pa kayang higit
*rito* ang Ama niyo na nasa kalangitan na Siyang magbibigay
ng mabubuting bagay sa mga humihingi sa Kanya? 12 Kaya't
sa lahat ng bagay, kung anung gusto niyong pagtrato sa
inyo ng mga tao, ganitong paraan niyo rin sila tratuhin, dahil
ito ang Batas at ang mga Propeta.

## *Daan Tungo sa Buhay*

13 Pasukin niyo ang makitid na pintuan dahil
maluwang ang pinto at malapad ang daan na papunta
tungo sa kapahamakan, at marami silang pumapasok dito.
14 Dahil makitid ang pinto at makipot ang daan na
hahantong tungo sa Buhay at kaunti *lang* ang nakakatuklas
nito. 15 Mag-ingat rin kayo mula sa mga pekeng propeta na
dumarating sa inyo sa panlabas na anyo ng *isang* tupa, pero
sa panloob ay mga mababangis na lobo.

## *Sa Bunga Mo Sila Makikilala*

16 Sa pamamagitan ng mga bunga nila ay makikilala
niyo sila. Kumukuha ba sila ng mga ubas mula sa mga
matitinik na halaman, o di kaya ng igos mula sa mga
dawagan? 17 Gayun din naman, lahat ng malulusog na puno
ay naglalabas ng magagandang bunga, pero ang punong
masama *na* ang kalagayan ay naglalabas ng masasamang
bunga. 18 Hindi kaya ng isang malusog na puno na maglabas
ng masasamang bunga ni ang punong masama na ang

kalagayan na maglabas ng magagandang bunga. **19** Bawat
punong hindi naglalabas ng magandang bunga ay pinuputol
at hinahagis sa gitna ng apoy. **20** Kaya naman, sa
pamamagitan ng mga bunga nila ay makikilala niyo sila. **21**
Hindi kada isang nagsasabi sa Akin, 'Panginoon, Panginoon,'
ay makakapasok sa loob ng Kaharian ng Kalangitan, kundi
sa gumagawa lamang ng kagustuhan ng Ama Kong nasa
kalangitan. **22** Maraming magsasabi sa Akin sa araw na iyon,
'Panginoon, Panginoon, hindi *ba't* sa Inyong pangalan ay
inihayag namin ang mga bagay na darating at sa Inyong
pangalan ay nagpalayas kami ng mga demonyo, at sa
Inyong pangalan ay gumawa kami ng maraming himala?' **23**
Pero sa pagkakataong iyon ay ipapahayag Ko sa kanila na,
'Di Ko kayo kailanman kilala, lumayo kayo sa Akin, kayong
namumuhay na walang kinikilalang batas!'

## *Ang Pundasyon ng Buhay*

**24** Kaya't bawat isang nakikinig sa mga salita Kong ito
at ginagawa ang mga ito, ihahalintulad Ko siya sa isang
matalinong tao na nagtayo ng bahay niya sa ibabaw ng bato.
**25** At nang umulan at bumaha, *na* may kasamang pag-ihip
ng malalakas na hangin, at binayo ang bahay na iyon, hindi
ito bumigay dahil itinayo iyon sa ibabaw ng bato. **26** At ang
bawat isang nakikinig sa Aking mga salitang ito at hindi
tumutupad dito ay maitutulad sa isang taong mangmang na
nagtayo ng bahay niya sa ibabaw ng buhangin. **27** At nang
umulan at bumaha, na may kasamang pag-ihip ng
malalakas na hangin, at binayo ang bahay na iyon, ito'y
nawasak at grabe ang pagkasira nito." **28** At nangyari, nang
matapos ni Jesus ang mga salitang ito, na namangha ang
taumbayan sa ganitong doktrina Niya. **29** Dahil nagturo Siya
sa kanila na tulad sa isang may awtoridad, at di gaya ng
mga dalubhasa sa Biblia.

## *Pinagaling ni Jesus ang Ketongin at ang Katulong ng Senturyon*

8 1 At pagbaba Niya mula sa bundok ay sinundan Siya
ng sangkatutak na tao. 2 At biglang may lumapit *na*
isang ketongin na pagsamba sa Kanya ay sinabi,
"Panginoon, kung gusto Niyo *po*, magagawa Niyo *po*
akong linisin." 3 At si Jesus, pagka-unat ng kamay,
ay hinipo siya *sabay* sabi, "Nais Ko. Maging malinis ka!"
Kaya't biglang nalinis ang ketong niya. 4 At sinabi sa kaniya
ni Jesus, "Siguraduhin mong wala kang pagsasabihan,
maliban sa pumunta ka't magpakita sa pari at magdala ka
ng handog na inutos ni Moises bilang patotoo sa kanila." 5
At pagkapasok ni Jesus sa loob ng Capernaum, lumapit sa
Kanya ang isang kapitan na nagsusumamo sa Kanya 6 at
nagsasabi, "Panginoon, ang lalaking katulong ko *po* ay
nakaratay sa loob ng bahay, di makabangon, *at* lubhang
nahihirapan. 7 Kaya't sinabi sa kanya ni Jesus, "Pupunta Ko't
pagagalingin siya." 8 At pagsagot ng kapitan ay sinabi niya,
"Panginoon, hindi *po* ako karapat-dapat na papuntahin
Kayo sa ilalim ng bubungan ko, pero bigkasin Niyo lang ang
salita, at gagaling na ang katulong ko! 9 Dahil ako rin *po* ay
isang taong nasa ilalim ng awtoridad *kung saan* ay
mayroong nakapailalim sa aking mga pulis. At pag sinabi ko
sa isa na 'to, 'Umalis ka,' umaalis nga ito, at sa isa *naman*,
'Lumapit ka,' at lumalapit *naman* ito, at sa alila ko, 'Gawin
mo ito,' at ginagawa niya *iyon*." 10 Nang marinig ni Jesus,
nagtaka Siya at sinabi sa mga sumusunod, "Sinasabi Ko sa
inyo ang totoo, na kahit sa loob *man* ng Israel ay hindi Ako
nakakita ng ganito kalaking pananalig! 11 Pero sinasabi Ko
sa inyo na maraming mula sa silangan at kanluran *ang*
darating at makikisalo kasama ni Abraham, at ni Isaac, at
ni Jakob sa loob ng Kaharian ng Kalangitan, 12 Pero ang mga
anak ng Kaharian ay palalayasin papunta sa kadiliman sa
labas. Magkakaroon doon ng malakas na iyakan at ng
pagngangalit ng mga ngipin. 13 At sinabi ni Jesus sa kapitan,
"Umalis ka *na*, at nangyari na *para* sa iyo kung paano mo

pinaniwalaan." Kaya't gumaling ang katulong niya sa loob
ng oras ding iyon.

## *Nagpagaling si Jesus ng Iba't Ibang Karamdaman at Nagpalayas ng mga Demonyo*

14 At pagdating ni Jesus sa loob ng bahay ni Pedro,
nakita Niya ang biyenan nitong nakahiga at nilalagnat. 15 At
hinawakan Niya ang kamay nito at nawala ang kanyang
lagnat. Kaya't bumgangon siya at nagsilbi sa kanila. 16 At
pagsapit ng gabi ay dinala nila sa Kanya *ang* maraming
sinasapian ng demonyo, at pinalayas Niya ang mga espiritu
sa *isang* salita, at lahat ng may sakit ay pinagaling Niya 17
para matupad Niya ang sinabi sa pamamagitan ng propeta
Isaias na nagsasabing, "Kinuha at binitbit Niya ang mga
kahinaan, *at* ang mga karamdaman natin." 18 Pero nang
makita ni Jesus *ang* napakaraming tao na nakapaligid sa
Kanya, nag-utos Siya para umalis papunta sa kabilang ibayo.

## *Huwag Ipagpaliban ang Pagsunod sa Panginoon*

19 At paglapit *sa Kanya* ng isang dalubhasa sa Biblia
ay sinabi nito sa Kanya, "Guro, sasama *po* ako sa Inyo saan
man Kayo magpunta." 20 Pero sinabi sa Kanya ni Jesus, "Ang
mga sora ay may mga lungga at *mayroong* mga pugad ang
mga ibon sa himpapawid, pero ang Anak ng Tao'y wala man
lang lugar na mahigaan ang ulo. 21 Isa namang alagad Niya
*ang* nagsabi sa Kanya, "Panginoon, hayaan Niyo *po* muna
ring umalis ako para ilibing ang tatay ko. 22 Pero sinabi ni
Jesus sa kanya, "Sumama ka sa Akin, at hayaan mo ang
mga patay na ilibing ang kanilang mga patay."

## *Pinatigil ni Jesus ang Unos sa Dagat*

23 At pagsakay Niya sa loob ng malaking bangka,
sinamahan Siya ng mga alagad Niya. 24 At bigla na lang *may*
isang malakas na unos na dumating sa gitna ng dagat, na
halos ang bangka ay lumubog *na* sa lakas ng mga alon, pero
Siya ay natutulog. 25 At paglapit ng mga alagad Niya,

ginising Siya habang sinasabi, "Panginoon, iligtas Niyo *po*
kami! Mamamatay na tayo!" **26** At sinabi Niya sa kanila,
"Bakit kayo takot, *kayong* maliliit ang pananalig?" Kaya't
pagkabangon ay sinaway Niya ang mga hangin at ang dagat,
at nagkaroon ng matinding katahimikan. **27** Pero ang mga
tao'y nagulat habang sinasabi, "Anung klaseng *tao* ito na
kahit ang mga hangin at ang dagat ay sumusunod sa
Kanya?"

### *Pinalaya ni Jesus ang Lalaki mula sa Sangkatutak na Demonyo*

**28** At pagdating Niya papasok ng kabilang ibayo, sa
loob ng lupain ng mga Gergesenyo, sinalubong Siya ng
dalawang inaalihan ng mga demonyo na palapit mula sa
mga libingan. Sobrang babangis *nila* kaya't walang may
lakas *loob* na dumaan sa gitna ng rutang iyon. **29** At bigla
silang sumigaw na nagsabing, "Anung kinalaman Mo sa
amin, Jesus na Anak ng Diyos? Dumating Ka ba rito para
pahirapan kami bago pa *man dumating* ang takdang
panahon?" **30** At *sa lugar* na malayo sa kanila ay may isang
kawan ng napakaraming baboy na kumakain. **31** At nakiusap
sa Kanya ang mga demonyo na nagsabing, "Kung
palalayasin Niyo *po* kami, payagan Niyo kaming pumunta sa
loob ng mga kawan ng mga baboy." **32** At sinabi Niya sa
kanila, "Sige, pumunta kayo." Kaya't pagkalabas ay
pumunta sila sa loob ng kawan ng mga baboy. At bigla *na
lang* nagtakbuhan ang buong kawan ng mga baboy
palusong sa bangin na papunta sa dagat at namatay sila sa
ilalim ng tubig. **33** Pero nagtakbuhan ang mga tagapag-alaga
at pagka-alis papunta ng lungsod ay kinuwento nila lahat
*ng iyon* at ang patungkol sa inaalihan ng demonyo. **34** At
biglang lumabas ang buong lungsod para salubungin si
Jesus, at nang makita Siya'y nakiusap sila na umalis *na lang
Siya* mula sa lugar nila.

## *Pinagaling ni Jesus ang Lumpo*

9

1 At pagkasakay sa loob ng bangka ay tumawid Siya
sa kabila at nakarating sa loob ng Kanyang sariling
lungsod. 2 At biglang dinala nila sa Kanya ang isang
paralitiko na nakahiga sa banig. At nang makita ni
Jesus ang pananalig nila, sinabi Niya sa paralitiko, "Matuwa
ka anak, napatawad na sa iyo ang mga kasalanan mo." 3 At
bigla *na lang* ilan sa mga dalubhasa sa Biblia ay nagsalita
sa loob-loob nila, "Nilalapastangan Niya ang Diyos!" 4 Kaya't
si Jesus, na alam ang mga iniisip nila, ay sinabi, "Bakit kayo
nag-iisip ng masama sa kaibuturan ng mga puso niyo? 5
Dahil ano ba ang mas madali, ang sabihin, 'Napatawad ka
na sa mga kasalanan,' o ang sabihin, 'Bumangon ka at
maglakad?' 6 Pero para malaman Niyo na may
kapangyarihan ang Anak ng Tao sa ibabaw ng lupa na
magpatawad sa mga kasalanan." Sa puntong iyon ay sinabi
Niya sa paralitiko, "Bangon! Bitbitin mo ang iyong banig at
umuwi ka na sa bahay mo." 7 At pagtayo ay umalis siya
pauwi sa bahay niya. 8 At ng masaksihan ng mga tao,
humanga sila at nagpuri sa Diyos na nagbigay *ng* ganitong
kapangyarihan sa mga tao.

## *Inabot ni Jesus si Mateo at Kanyang mga Kaibigan*

9 At sa pag-alis ni Jesus mula sa lugar na iyon, nakita
Niya ang taong binansagang Mateo na nakaupo sa harap ng
bayaran ng buwis. Kaya't sinabi Niya rito, "Sumama ka sa
Akin." At pagtayo ay sumama ito sa Kanya. 10 At dumating
ang pagkakataon na siya'y nakisalong kumain sa loob ng
isang bahay, at kapansin-pansin na maraming kolektor ng
buwis at mga makasalanan na pagdating ay nakisalo kay
Jesus at sa mga alagad Niya. 11 At nang malaman *ito* ng mga
Pariseo ay sinabi nila sa mga alagad Niya, "Anung dahilan
bakit kumakain ang Guro niyo kasama ng mga kolektor ng
buwis at mga makasalanan?" 12 Pero nang madinig *iyon* ni
Jesus ay sinabi Niya sa kanila, "Hindi na kailangan ng

manggagamot ang mga may malusog na pangangatawan,
maliban sa mga may sakit. 13 Pero pagkauwi niyo ay aralin
niyo kung ano ito, 'Ang gusto Ko'y kahabagan at hindi
handog na hayop.' Dahil hindi Ako dumating para tawagin
ang mga matuwid kundi ang mga makasalanan tungo sa
pagbabago."

### *Bago at Luma*

14 Kaya naman sinabi ng mga alagad ni Juan paglapit
sa Kanya, "Ano *pong* dahilan bakit kami at ang mga Pariseo
ay madalas na mag-ayuno pero ang mga alagad Niyo *po* ay
hindi nag-aayuno?" 15 At sinabi sa kanila ni Jesus, "Hindi
maaari *na* ang mga kaibigan ng ikakasal na lalake ay
magdalamhati hangga't kasama pa nila ang lalaking
ikakasal. Pero darating ang mga araw kung kailan kukunin
mula sa kanila ang lalaking ikakasal, at sa panahong iyon
ay mag-aayuno sila. 16 At walang naglalagay ng tagpi ng
bagong tela sa isang lumang damit, dahil babatakin nito ang
pinagtagpian dito mula sa damit at magkakaroon ng mas
malalang sira. 17 Hindi rin sila naglalagay ng bagong katas
ng ubas sa mga lumang lalagyang balat, pero kung hindi ay
papuputukin nito ang mga lalagyang balat at ang katas ng
ubas ay matatapon *lang*. Sisirain din nito ang mga lalagyang
balat. Sa halip ay nilalagay nila *ang* bagong katas ng ubas
sa loob ng mga bagong lalagyang balat, at parehas silang
naiingatan. 18 Habang sinasabi Niya ang mga ito sa kanila,
bigla *na lang* may isang opisyal na paglapit ay
pinagsasamba Siya habang sinasabing, "Ang dalagita ko *po*
ay kamamatay lang ngayon, pero pumunta *po* Kayo't ilapat
ang kamay Niyo sa kanya at siya'y mabubuhay!" 19 Kaya't
pagtayo ni Jesus ay sumama sa kanya, pati ang mga alagad
Niya.

### *Gumaling ang Ginang Dahil sa Pananalig kay Jesus*

20 At bigla *na lang may* isang ginang na dinurugo ng
12 taon na paglapit sa likuran ay hinipo ang laylayan ng

damit Niya. 21 Dahil sa loob-loob niya ay sinabi niya, "Kung
mahipo ko lang ang damit Niya, gagaling ako." 22 At nang
lumingon si Jesus at nakita siya, sinabi Niya, "Huwag kang
mahiya, anak; ang pananalig mo *ang* nagpagaling *sa iyo*."
Kaya't gumaling *na* ang ginang mula sa oras na iyon.

### *Binuhay ni Jesus ang Dalagita*

23 At pagdating ni Jesus sa loob ng bahay ng opisyal,
at nakita ang mga manunugtog ng plauta, pati na ang
maraming taong nag-iingay, 24 sinabi Niya sa kanila,
"Magsibalik na kayo dahil hindi patay ang dalagita, kundi
natutulog *lang*." At pinagtawanan nila Siya. 25 At nang
mapaalis na nila ang maraming tao, pagpasok sa loob ay
hinawakan Niya ang kamay nito, at bumangon ang dalagita.
26 Kaya't kumalat ang balitang ito sa buong lupaing iyon.

### *Pinagaling ni Jesus ang Bulag*

27 At pag-alis roon ni Jesus ay sinundan Siya ng
dalawang bulag na sumisigaw at sinasabi, "Kahabagan Niyo
*po* kami, Anak ni David!" 28 At pagdating sa loob ng bahay,
pinuntahan Siya ng mga bulag at sinabi sa kanila ni Jesus,
"Naniniwala ba kayo na kaya Ko itong gawin?" Sinabi nila
sa Kanya, "Opo, Panginoon." 29 Kaya't pagkahawak Niya sa
mga mata nila ay sinabi, "Mangyari *nga* sa inyo ayon sa
pananalig niyo." 30 At ang mga mata nila ay nabuksan. Pero
mahigpit silang pinagbilinan ni Jesus na nagsabing,
"Siguraduhin niyong walang makakaalam nito." 31 Pero nang
makaalis na ay pinagkalat nila ang tungkol sa Kanya sa
buong lupaing iyon. 32 At nang sila'y papaalis na ay biglang
dinala nila sa Kanya ang isang taong pipi't bingi na inaalihan
ng demonyo. 33 At nang mapalabas ang demonyo, ay
nagsalita ang pipi't bingi. Kaya't nagulat ang mga tao na
nagsasabing, "Kailanma'y wala pang naipakitang ganitong
klase sa loob ng Israel!" 34 Pero sinabi ng mga Pariseo, "Sa
pamamagitan ng prinsipe ng mga demonyo Siya ay
nagpapalayas ng mga demonyo." 35 At nag-iikot si Jesus sa

lahat ng mga lungsod at mga barangay, nagtuturo sa loob
ng mga simbahan nila, at nagpoproklama ng masayang
balita ng Kaharian, sabay nagpapagaling ng bawat
karamdaman at bawat sakit sa katawan sa gitna ng madla.
36 At nang pagmasdan Niya ang makapal na tao, naantig
ang damdamin Niya para sa kanila, dahil sila'y pagod at
nanlulupaypay, parang mga tupang walang pastor. 37 Kaya't
sinabi Niya sa mga alagad Niya, "Sa totoo lang,
napakaraming aanihin, pero ang mga manggagawa ay
kakaunti lamang. 38 Kaya't hilingin niyo sa May-ari ng anihan
na magpadala *pa* ng mga manggagawa sa loob ng anihan
Niya."

## *Binigyan ni Jesus ng Awtoridad ang mga Alagad*

10
1 At nang palapitin ang 12 mga alagad Niya,
binigyan Niya sila ng kapangyarihang pasunurin
*ang* mga maruruming espiritu para palayasin
sila at magpagaling ng bawat karamdaman at
bawat panghihina ng katawan. 2 At ang mga pangalan ng
12 mga apostol ay ito: ang una *ay* si Simon na kung tawagin
ay Pedro at Andres na kapatid niya; si Tyago na *anak* ni
Zebedeo, at Juan na kapatid niya; 3 Si Felipe at Bartolome,
Tomas at Mateo ang kolektor ng buwis, si Tyago ni Alfeo,
at si Lebeo na ang apelyido ay Tadeo. 4 Simon na Kananeo,
at Judas Iskariote na nagkanulo rin sa Kanya. 5 Ang 12 na
ito ay pinadala ni Jesus matapos silang pagbilinan na
nagsasabing, "Huwag kayong pumunta patungo sa daanan
ng mga Hentil at huwag kayong papasok sa loob ng lungsod
ng mga Samaritano. 6 Pero sa halip ay pumunta kayo doon
sa mga tupang ligaw na kabilang sa tahanan ni Israel. 7 At
habang naglalakbay ay iproklama niyo *at* sabihing, 'Ang
Kaharian ng Kalangitan ay lumapit na! ' 8 Pagalingin niyo ang
may sakit, linisin niyo ang mga ketongin, buhayin niyo ang
mga patay, palayasin niyo ang mga demonyo: tinanggap
niyo ng walang bayad, ibigay niyo ng walang bayad.

## *Mga Tagubilin ni Jesus Tungkol sa Paghayo*

**9** Huwag kayong magdala ng ginto, o pilak, ni pera
sa loob ng mga sinturon niyo, **10** maski na baunan para sa
biyahe, ni dalawang damit o sandalyas, o isang tungkod:
dahil ang manggagawa ay nararapat *lang* tumanggap ng
makakain niya. **11** At saan mang lungsod *kayo* pumunta o
barangay kayo pumasok, hanapin niyo *kung* sinung tao
roon ang karapat-dapat, at doon kayo manatili hanggang sa
pag-alis niyo. **12** At pagkapasok *niyo* sa loob ng tahanan,
magbigay galang kayo sa mga naroroon. **13** At kung totoong
ang tahanan ay karapat-dapat, igawad niyo rito ang
magandang pakikipag-ugnayan niyo. Pero kung hindi ito
karapat-dapat, bawiin niyo ang magandang pakikipag-
ugnayan niyo. **14** At kung sinumang hindi tatanggap sa inyo
ni pakikinggan ang mga salita niyo, pag-alis *niyo* sa bahay
o sa lungsod na iyon, ay ipagpag niyo ang alikabok sa mga
talampakan niyo. **15** Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, magiging
mas madali pang pagbigyan ang lupain ng Sodom at
Gomora sa Araw ng Paghuhukom kaysa sa lungsod na iyon.
**16** Pansinin niyo, pinadadala Ko kayo na parang mga tupa sa
gitna ng mga asong gubat: kaya't maging matalino kayo
gaya ng mga ahas pero maamong gaya ng mga kalapati.

## *Mga Pag-uusig na Darating dahil sa Salita*

**17** Pero mag-ingat kayo mula sa mga tao, dahil
dadalhin nila kayo sa mga hukuman at parurusahan nila
kayo sa loob ng mga simbahan nila. **18** At ipadadala rin kayo
sa harapan ng mga gobernador at ng mga hari dahil sa Akin,
bilang patotoo sa kanila at sa mga bansa. **19** Pero kapag
dinala nila kayo, huwag kayong mag-alala kung paano o
anung dapat niyong sabihin: dahil ibibigay sa inyo sa
mismong oras na iyon ang dapat niyong sabihin, **20** dahil
hindi kayo ang magsasalita, kundi ang Espiritu ng Ama niyo
na nagsasalita *mula* sa kaibuturan niyo. **21** At ipagkakanulo
ng kapatid ang kapatid para mamatay, at ama ang anak: at
magrerebelde ang mga anak laban sa mga magulang, at

ipapapatay sila. 22 At kamumuhian kayo ng lahat dahil sa
pangalan Ko. Pero ang maging tapat hanggang sa wakas ay
siyang maliligtas. 23 Pero pagka inusig nila kayo sa loob ng
lungsod na ito, lumikas kayo papunta sa kabila: dahil
sinasabi Ko sa inyo ang totoo, hinding-hindi niyo matatapos
*libutin* ang mga lungsod sa Israel hanggang sa dumating na
ang Anak ng Tao. 24 Ang tagasunod ay hindi higit kaysa sa
tagapagturo, ni ang alipin higit kaysa sa panginoon niya. 25
Sapat na sa estudyante na maging tulad sa kanyang guro
at ang alipin na matulad sa panginoon niya. Kung tinawag
nilang Beelzebub ang pinuno ng tahanan, paano pa kaya
ang mga kapamilya niya? 26 Kaya't huwag kayong matakot
sa kanila; dahil walang nakatago na di malalantad, at lihim
na di mabubunyag. 27 Ang sinasabi Ko sa inyo sa gitna ng
dilim ay sabihin niyo sa gitna ng liwanag; at ang narinig niyo
sa loob ng taynga ay iproklama niyo sa ibabaw ng mga
bubungan.

### *Huwag kayong Matakot*

28 At huwag kayong matakot sa mga taong
pumapatay ng katawan pero hindi kayang pumatay ng
kaluluwa. Pero sa halip, katakutan niyo ang may
kakayahang wasakin ang kaluluwa pati na rin ang katawan
sa gitna ng impiyerno. 29 Hindi ba't nabibili ng bente sentimo
ang dalawang *pirasong* maya? pero hindi babagsak sa
ibabaw ng lupa ang isa sa kanila na walang pahintulot ang
Ama niyo. 30 Pero kayo, maski na mga buhok sa ulo ay bilang
lahat. 31 Kaya't huwag kayong matakot, mas mahalaga kayo
kaysa sangkatutak na maya. 32 Kaya't lahat nang
magpapahayag ayon sa mga salita Ko sa harap ng mga tao
ay siya Ko ring ipapahayag sa harap ng Ama Ko na nasa
kalangitan. 33 Pero ang sinumang magkaila sa Akin sa harap
ng mga tao ay siya Ko ring ikakaila sa harap ng Ama Ko na
nasa kalangitan.

## *Mga Pagsubok sa Pamilya dala ng Salita*

**33** Pero ang sinumang magkaila sa Akin sa harap ng
mga tao ay siya Ko ring ikakaila sa harap ng Ama Ko na
nasa kalangitan. **34** Huwag niyong akalain na dumating Ako
para maghasik ng masayang pakikipag-ugnayan sa ibabaw
ng daigdig. Hindi Ako dumating para maghasik ng
masayang pakikipag-ugnayan kundi ng patalim. **35** Dahil
dumating Ako para magdulot ng hidwaan sa pagitan ng
isang tao *at* ng ama niya, at sa pagitan ng babaing anak *at*
ng inay niya, at sa pagitan ng babaing manugang *at* ng
biyenang babae nito. **36** At ang mga kalaban ng tao *ay* ang
mga kapamilya niya. **37** Ang nagmamahal sa ama o ina higit
sa Akin ay hindi karapat-dapat sa Akin; at ang nagmamahal
sa anak na lalake o babae higit sa Akin ay hindi karapat-
dapat sa Akin. **38** Kaya't ang hindi nagpapasan ng krus niya
at sumusunod sa yapak Ko ay hindi karapat-dapat sa Akin.
**39** Ang nagkamit ng kanyang buhay ay mawawalan nito;
pero ang siyang mawasak ang buhay alang-alang sa Akin
ay magkakamit nito. **40** Ang tumatanggap sa inyo ay sa Akin
tumatanggap; at ang tumatanggap sa Akin ay tumatanggap
sa nagpadala sa Akin. **41** Ang tumatanggap sa isang propeta
sa ngalan ng isang propeta ay tatanggap ng gantipala ng
isang propeta. At ang tumatanggap sa isang taong matuwid
sa ngalan ng isang taong matuwid ay tatanggap *tulad* sa
gantipala ng isang taong matuwid. **42** At sinumang magbigay
sa isa sa mga maliliit na ito ng isang baso ng malamig na
inumin dahil lang sa pangalan ng isang alagad, sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, hinding-hindi niya mawawala ang
gantimpala niya."

## *Sinagot ni Jesus ang Katanungan ni Juan*

11
**1** At nangyari nang matapos si Jesus magbilin sa
12 mga alagad Niya *na* umalis Siya mula roon
para magturo at magproklama sa loob ng mga
lungsod nila. **2** At si Juan, nang marinig sa loob ng
bilangguan ang mga ginagawa ni Kristo, ay nagpadala ng

dalawa sa mga alagad niya. **3** Sinabi nito sa Kanya, "Ikaw na
ba ang Siyang dapat na dumating o maghihintay pa kami
ng iba?" **4** At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa kanila, "Pag-alis
*niyo* ay ibalita niyo kay Juan ang naririnig at nakikita niyo: **5**
mga bulag na nagbalik ang paningin at mga pilay na
nakalakad; mga ketongin na nalinis, pati mga binging
nakakarinig na, mga patay na binangon, at mga dukhang
nakatanggap ng masayang balita. **6** At mapalad ang sinuman
na hindi mag-aalinlangan sa Akin. **7** At nang paalis na ang
mga ito, nagsimulang magsalita si Jesus sa mga tao tungkol
kay Juan, "Ano *talaga* ang pinunta niyo *at* gustong makita
sa gitna ng ilang? Tambong winawasiwas ng hangin?

### *Nagpatotoo si Jesus tungkol kay Juan*

**8** Pero ano ba *talaga* ang pinunta niyo para makita?
Isang taong nakasuot ng kumportableng damit? Pansinin
*niyo*, ang mga nakasuot lagi ng mga kumportableng damit
ay nasa loob ng bahay ng mga hari. **9** Pero ano ang pinunta
niyo *at* gustong makita? Isang propeta? Sasabihin Ko sa
inyo, tunay nga at higit pa sa isang propeta. **10** Dahil ito ang
naisulat patungkol sa kanya, 'Tignan mo, ipinapadala Ko
ang mensahero Ko sa unahan Mo. Siya'ng maghahanda ng
Iyong daraanan sa harapan Mo.' **11** Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo, wala pang lumilitaw mula sa mga isinilang ng mga
kababaihan na mas dakila kay Juan na Tagalublob: pero ang
mas aba sa loob ng Kaharian ng Kalangitan ay mas dakila
sa kanya. **12** Pero mula sa panahon ni Juan na Tagalublob
hanggang ngayon, ang Kaharian ng Kalangitan ay dinadaan
na sa puwersahan at mga mapipilit silang sumusunggab
nito. **13** Dahil lahat ng mga Propeta at ang Batas hanggang
kay Juan ay nagpahiwatig sa mga bagay na darating. **14**
Kaya't kung gugustuhin niyong tanggapin, siya ay ang Elias
na dapat dumating. **15** Ang may mga tayngang handang
makinig, hayaan siyang makinig. **16** Pero kanino Ko
ihahalintulad ang henerasyong ito? Katulad nito ang mga
maliliit na bata na nakaupo sa plasa, at tinatawag ang mga
kasamahan nila, **17** at sinasabing, 'Tinugtugan namin kayo

ng plauta at hindi kayo sumayaw; nag-iyakan kami *sa harap*
niyo at hindi man lang kayo nalungkot. ' 18 dahil nagpakita si
Juan na di kumakain ni umiinom, kaya't sinasabi nila, 'May
demonyo siya! ' 19 Dumating ang Anak ng Tao na kumakain
at umiinom, pero sinasabi *naman* nila, 'Tignan mo, isang
taong matakaw at palainom, kaibigan ng mga kolektor ng
buwis at mga makasalanan. Kaya't ang karunungan ay
naturingang tama sa pamamagitan ng mga anak niya.

## *Binatikos ni Jesus ang mga Bayang Di Nagsisisi*

20 Kaya't sinimulan Niyang batikusin ang mga
lungsod kung saan nangyari ang karamihan sa mga himala
Niya, dahil hindi sila nagbago. 21 "Lagot ka Korazin! Lagot ka
Betsaida! Dahil kung sa Tiro at Sidon nangyari ang mga
himala na ginawa sa inyo, matagal na sana silang nagsisi
na nakadamit *pa* ng sako at puno ng abo! 22 Pero sinasabi
Ko sa inyo na mas magiging madali *pang* pagbigyan ang
Tiro at Sidon sa Araw ng Paghuhukom kaysa sa inyo. 23 At
ikaw Capernaum na itinaas hanggang sa langit ay ibababgsak
sa impiyerno! Dahil kung sa Sodom nangyari ang mga
himalang ginawa sa kalagitnaan mo, nanatili pa sana ito
hanggang sa ngayon. 24 Pero sinasabi Ko sa inyo na mas
magiging madali *pang* pagbigyan *ang* lupain ng Sodom sa
Araw ng Paghuhukom kaysa *sa iyo*.

## *Karunungan ng Diyos, Ipinahayag sa mga Bata at di sa mga Bihasa*

25 Sa pagkakataon na iyon ay sumagot si Jesus *at*
sinabi, "Pinupuri Ko *po* kayo Ama, Panginoon ng langit at
ng lupa dahil itinago Niyo *po* ang mga bagay na ito mula sa
mga eksperto at mga bihasa, at ipinakita Niyo *po* ang mga
ito sa mga maliliit na bata. 26 Tunay nga *po* Ama, dahil
ganitong paraan ang siyang kalugud-lugod sa Inyong
harapan. 27 Lahat ng bagay ay ipinaubaya na sa Akin sa
ilalim ng Ama Ko, at walang nakakakilala sa Anak kundi ang
Ama, at walang nakakakilala sa Ama kundi ang Anak at

sinumang gustuhin ng Anak na ipakilala. 28 Lumapit kayo sa
Akin, lahat ng napapagod at may bigat na dinadala, at
pagpapahingahin Ko kayo. 29 Dalhin niyo ang pamatok Ko at
matuto kayo sa Akin, dahil maamo Ako at may mababang
kalooban, at matutuklasan niyo ang kapahingahan sa mga
kaluluwa niyo. 30 Dahil ang pamatok Ko'y maginhawang
*gamitin* at ang dalahin Ko ay magaan.

### *Mga Aral Tungkol sa Araw ng Pamamahinga*

12
1 Sa pagkakataong iyon sa araw ng
Pamamahinga, dumaan si Jesus sa gitna ng
taniman. Pero ang mga alagad Niya ay gutom
na kaya't sinimulan nilang pitasin *ang* mga butil
ng trigo at kumain. 2 Pero nang makita *ito* ng mga Pariseo
ay sinabi sa Kanya, "Tignan Mo, ginagawa ng mga alagad
Mo ang hindi dapat gawin sa araw ng Pamamahinga. 3 Pero
ang sabi Niya sa kanila, "Hindi niyo ba nabasa ang ginawa
ni David, nang siya mismo'y magutom at ang mga kasama
niya? 4 Kung paano siya pumasok sa loob ng Bahay ng Diyos
at kumain ng mga panghandog na tinapay na hindi niya
dapat kainin ni ang mga kasama niya, kundi para sa mga
pari lang? 5 O hindi niyo *ba* nabasa ang nakalagay sa Batas
na sa mga araw ng Pamamahinga ang mga pari sa loob ng
Templo ay binabaliwala ang Pamamahinga pero sila'y
walang sala? 6 Pero sinasabi Ko sa inyo na *ang* mas dakila
sa Templo ay narito. 7 Pero kung nauunawaan niyo *lang*
kung ano ang, 'Kahabagan ang gusto Ko at hindi handog na
hayop,' hindi *niyo* sana binigyang sala ang walang sala. 8
Dahil ang Anak ng Tao ay Panginoon rin ng Pamamahinga.
9 At pagkatapos umalis doon, pumunta Siya sa loob ng
simbahan nila. 10 At kapansin-pansin, may tao roon na may
tuyot na kamay. Pero sa layuning maakusahan Siya,
tinanong nila Siya *at* nagsabi kung tama bang magpagaling
sa mga araw ng Pamamahinga. 11 Pero ang sabi Niya sa
kanila, "Sino kayang tao sa inyo na pagka nagkaroon ng
isang tupa at kung sakaling mahulog ito sa gitna ng bangin
sa araw ng Pamamahinga ay hindi ito susunggaban at

hahanguin? 12 Gaano pang higit na mahalaga, kung gayon,
ang isang tao kaysa sa isang tupa? Kaya naman, tama lang
na gumawa ng mabuti sa mga araw ng Pamamahinga."

## *Nagpagaling si Jesus sa Araw ng Pamamahinga*

13 Kaya't sinabi Niya sa tao, "Iunat mo ang kamay
mo." Inunat nga niya at ito'y nagbalik sa dating kundisyon,
kasing ayos ng kabila. 14 Pero pagkalabas ng mga Pariseo,
sila'y nagdaos ng isang pagpupulong laban sa Kanya para
pag-usapan kung paano Siya pababagsakin. 15 Pero nang
malaman ni Jesus, umalis Siya mula sa lugar na iyon.
Sinundan pa rin Siya ng sangkatutak na tao, at pinagaling
Niya silang lahat. 16 At mahigpit Siyang nagbilin sa kanila na
huwag nila Siyang ipakilala sa madla. 17 Para matupad ang
binanggit sa pamamagitan ng propeta Isaias na
nagsasabing, 18 "Tignan mo, ang lingkod Ko na Aking pinili,
ang minamahal Ko kung saan nakatagpo ng tuwa ang
kaluluwa Ko. Ilalagay Ko ang Espiritu Ko sa Kanya, at
katarungan sa mga bansa'y ihahayag Niya. 19 Hindi Siya
makikipag-away ni maghihinaing, o hahayaang madinig
ninuman ang tinig Niya sa gitna ng mga lansangan. 20
Winasak na tambo'y hindi Niya babaliin, at umuusok na
mitsa'y hindi Niya papatayin hanggang sa madala Niya sa
tagumpay ang katarungan. 21 At ang mga bansa'y
magitiwala sa pangalan Niya. 22 Sa pagkakataong iyon ay
dinala sa Kanya ang isang inaalihan ng demonyo, na bulag
at di makapagsalita. At pinagaling Niya ito kaya't ang bulag
at pipi ay sabay na nakapagsalita at nakakita. 23 Kaya't
namangha ang buong madla at sinabi nila, "Baka ito na ang
Anak ni David?"

## *Pinanggagalingan ng Kapangyarihan ni Jesus*

24 Pero nang marinig ng mga Pariseo ay sinabi nila,
"Hindi Niya mapapalabas ang mga demonyo maliban sa
tulong ni Beezebub na pinuno ng mga demonyo!" 25 Pero
nang malaman ni Jesus ang mga iniisip nila, sinabi Niya sa

kanila, "Bawat kahariang nahahati laban sa sarili nito ay
maglalaho, at bawat lungsod o tahanan *na* nahahati laban
sa sarili nito ay di magtatagal. **26** At kung pinapalayas ni
Satanas si Satanas, nahati na siya laban sa kanyang sarili.
Paano ngayon magtatagal ang kaharian niya? **27** At kung sa
tulong ni Beelzebub ay nagpapalayas Ako ng mga demonyo,
sa tulong nino nagpapalayas ang mga anak niyo? Dahil rito,
sila ang magiging mga hurado niyo. **28** Pero kung
nagpapalayas Ako ng mga demonyo sa tulong ng Espiritu
ng Diyos, totoo ngang dumating na sa inyo ang Kaharian
ng Diyos. **29** O sa anong paraan magagawa *ninuman* na
pumasok sa loob ng bahay ng malakas at nakawin ang mga
kagamitan nito malibang igapos niya muna iyong malakas?
At sa puntong iyon *pa lang* niya mananakawan ang bahay
nito. **30** Ang hindi Ko kakampi ay kalaban Ko, at ang hindi
nakikipagniig na kasama Ko ay magkakawatak-watak.

## *Kasalanang Walang Kapatawaran*

**31** Dahil dito ay sinasabi Ko sa inyo, bawat kasalanan
at panlalapastangan sa Diyos ng mga tao ay patatawarin,
pero walang patatawarin sa mga taong nilalapastangan ang
Espirtu. **32** Kaya't sinuman na magsalita ng isang bagay
laban sa Anak ng Tao, siya'y mapapatawad *pa*; pero
sinuman na magsalita laban sa Banal na Espiritu, siya ay
hindi *na* mapapatawad. Hindi rito sa buhay na ito, ni doon
*man* sa darating.

## *Anak ng Ahas – Mga Taong Walang Masabing Kabutihan*

**33** Alin man sa dalawa: gawin niyong mabuti ang
puno, mabuti rin ang bunga nito; o gawin niyong masama
ang puno, masama rin ang bunga nito. Dahil ang puno ay
nakikilala mula sa bunga. **34** Mga anak ng ahas, paano niyo
kakayaning magsalita ng mga magagandang bagay gayong
kayo'y masasama? Dahil nagsasalita ang bibig ayon sa mga
bagay na pumupuno sa kalooban. **35** Ang mabuting tao, mula

sa mabubuting bagay na naipon sa puso niya ay naglalabas
ng mabubuti; ang masamang tao naman, mula sa mga
masasamang bagay na naipon niya ay naglalabas ng
masasama.

### *Kapangyarihan ng Ating Mga Salita*

**36** Pero sinasabi Ko sa inyo na kada walang
katuturang salita, *at* anumang sabihin ng mga tao, ay
bibigyan nila ng kaukulang paliwanag ang dahilan nito sa
Araw ng Paghuhukom. **37** Dahil sa pamamagitan ng mga
salita mo'y ituturing kang matuwid at sa pamamagitan ng
mga salita mo'y hahatulan kang maparusahan. **38** Kaya't
sumagot ang ilang mga dalubhasa sa Biblia at mga Pariseo
na nagsabing, "Guro, gusto po naming makasaksi ng
senyales mula sa Inyo." **39** Pero pagsagot Niya ay sinabi sa
kanila, "Ang masama at mapangalunyang henerasyon ay
naghahanap ng senyales? Pero walang ibibigay na senyales
dito maliban sa senyales ng propeta Jonas. **40** Dahil kung
paano noon si Jonas na tatlong araw at tatlong gabing nasa
loob ng tiyan ng balyena, ang Anak ng Tao rin ay mananatili
ng tatlong araw at tatlong gabi sa kaloob-looban ng daigdig.
**41** Mga kalalakihan ng Nineve ay babangon kasama ng
henerasyong ito doon sa Paghuhukom at hahatulan itong
maparusahan dahil nagbago sila ng kanilang mga kaisipan
sa gitna ng pangangaral ni Jonas. Pero pansinin *niyo*, higit
pa kay Jonas ang narito! **42** Yung Reyna ng Katimugan ay
babangon sa kalagitnaan ng Paghuhukom kasama ng
henerasyong ito at hahatulan itong maparusahan, dahil
naglakbay siya mula pa sa dulo ng daigdig para *lang* marinig
ang karunungan ni Solomon. Pero pansinin *niyo* higit pa kay
Solomon ang narito!

### *Pagka Lumayas ang Demonyo sa Isang Tao*

**43** Pero pagka ang maruming espiritu ay lumabas
mula sa tao, pumupunta ito sa mga lugar na walang tubig
sa paghahanap ng mapagpapahingahan, pero hindi niya

mahahanap. 44 Sa puntong iyon ay sasabihin niya, 'Babalik
nako papunta sa bahay ko kung saan ako lumabas.' At
pagdating *roon* ay matatagpuan niya *itong* bakante, malinis
at nakadekorasyon. 45 Kaya lalabas siya at kukuha ng pitong
iba pang espiritung makakasama niya na mas masama *pa*
sa kanya at pagpasok sa loob ay maninirahan sila roon.
Kaya't ang kinahinatnan ng taong ito ay naging mas malala
*pa* sa nauna. Ganito rin ang mangyayari sa masamang
henerasyong ito." 46 At habang Siya ay nagsasalita pa sa
mga tao, kapansin-pansin ang ina at ang mga kapatid
Niyang lalake ay nakatayo sa labas, naghahanap ng
pagkakataong makausap Siya. 47 Kaya't may nagsabi sa
Kanya, "Tignan *Niyo po*, ang ina Niyo at ang mga kapatid
Niyo ay nakatayo sa labas, hinahanap *po* Kayo para
makausap." 48 Pero pagkasagot ay sinabi Niya sa nagsabi sa
Kanya, "Sino *ba* ang ina Ko, at sino *ba* ang mga kapatid
Ko?" 49 At pagkaunat ng kamay Niya sa direksyon ng mga
alagad Niya, sinabi Niya, "Tignan mo, ang nanay Ko at ang
mga kapatid Ko. 50 Dahil sinumang gumawa ng kalooban ng
Ama Ko na nasa kalangitan ay siya Kong kapatid na lalake,
at kapatid na babae, pati na ina."

## *Ang Talinghaga ng Naghasik ng Binhi*

13

1 Sa loob rin ng araw na iyon, paglabas ni Jesus
mula sa bahay, ay naupo Siya sa tabing dagat.
2 At nakipagniig sa Kanya ang napakaraming tao,
kaya naman naupo Siya pagkasakay sa loob ng
bangka habang ang buong madla ay
nakapuwesto sa baybayin. 3 At marami Siyang sinabi sa
kanila gamit ang mga talinghaga. Sinabi *Niya*, "Tignan *niyo*
*ito*, umalis ang nagtatanim para magtanim. 4 At habang siya
*ay* nagtatanim *na*, may ilang nalaglag sa tabing daan, at
dumating ang mga ibon at inubos ang mga ito. 5 Ang iba
naman ay nalaglag sa ibabaw ng mga mabatong lugar kung
saan walang maraming lupang makapitan, at mabilis itong
sumibol dahil sa walang malalim na lupang makapitan. 6
Pero pagsikat ng araw, naluto ito. Dahil rin sa walang

sumusuportang ugat, natuyo ito. 7 Ang iba naman ay
nalaglag doon sa dawagan pero lumago ang mga dawag at
sinakal ang mga ito. 8 Ang iba naman ay nalaglag doon sa
magandang lupa, at namunga ito ng 100, at may ilan 60,
may ilan naman 30. 9 Ang may mga tayngang handang
makinig, hayaan siyang makinig."

### *Di Lahat ng Tao ay Nakakaunawa*

10 At paglapit ng mga alagad ay sinabi sa Kanya,
"Bakit *po* sa pamamagitan ng mga talinghaga Kayo
nagsasalita sa kanila?" 11 Sumagot Siya at sinabi sa kanila,
"Dahil ipinagkaloob sa inyo na malaman ang mga hiwaga
ng Kaharian ng Kalangitan, pero hindi ito ipinagkaloob sa
kanila. 12 Dahil sinumang mayroon nito, sa kanya ito ibibigay,
at mananagana *pa* siya; pero sinumang di nagtataglay nito,
kahit iyong mayroon siya ay kukunin *pa* sa kanya. 13 Ito ang
dahilan kaya Ako nagsasalita sa kanila sa pamamagitan ng
talinghaga, dahil tumitingin *nga* sila, di naman makakita at
nakikinig *nga* sila, di naman makarinig at di rin nila
maunawaan. 14 Kaya't natupad sa kanila ang ipinahiwatig ni
Isaias na sinasabing, 'Pakikinggan *niyo* sa taynga pero
hinding-hindi niyo mauunawaan, at sa pagtingin *niyo* ay
makikita niyo, pero hinding-hindi niyo maiintindihan.' 15
Dahil manhid na ang puso ng mga taong ito, at hirap na
silang makarinig sa taynga. Ipinikit pa nila ang mga mata
nila, kundi'y baka makita ng mga mata nila at marinig ng
mga taynga nila, at maintindihan ng puso nila at sila'y
makapagsisi at mapagaling Ko sila.'

### *Binigyan ng Diyos ang Mga Alagad ng Pang-unawa*

16 Pero mapalad ang mga mata niyo, dahil nakakakita
sila, at ang mga taynga niyo dahil nakakarinig sila. 17 Dahil
totoong sinasabi Ko sa inyo na maraming mga propeta at
matutuwid ang nangarap makita ang mga nakikita niyo pero
hindi nila nakita; at mapakinggan ang mga naririnig niyo

pero hindi nila narinig. 18 Kaya naman, pakinggan niyo ang
talinghaga ng manghahasik. 19 Bawat nakikinig ng Salita ng
Kaharian pero hindi *ito* naiintindihan, darating ang masama
at dadakmain ang naitanim sa loob ng puso niya. Ito ay ang
nalaglag sa gilid ng kalsada. 20 At ang inihasik sa ibabaw ng
mabatong mga lugar ay ang siyang nakikinig ng Salita at
dali-daling tumatanggap nito ng may tuwa; 21 pero walang
ugat sa sarili, kundi ay panandalian lamang. Kaya't pag
dating ng kahirapan o pag-uusig dahil sa Salita, dali-dali
itong napapaayaw. 22 At ang naitanim *naman* sa gitna ng
dawagan ay ang siyang nakikinig ng Salita pero ang
alalahanin sa mundong ito at ang pandaraya ng kayamanan
ay sinasakal ang Salita, kaya't ito'y hindi nagiging mabunga.
23 Pero ang inihasik sa ibabaw ng magandang lupa ay ang
siyang nakikinig ng Salita at nakakaunawa na talaga
namang namunga at may isang nakakapamunga ng 100, at
may 60, at may 30."

## *Gawain ng Kaaway sa Kaharian*

24 Nagbigay Siya ng isa pang talinghaga sa kanila.
Sinabi *Niya*, "Ang Kaharian ng Kalangitan ay katulad sa
isang tao na naghasik ng mabuting binhi sa gitna ng
taniman niya. 25 Pero sa kalagitnaan ng pagtulog ng mga
tao, dumating ang kalaban niya at naghasik ng
masasamang damo sa pagitan ng trigo at umalis. 26 Kaya't
nang tumubo *na* ang dahon at magbigay bunga, saka din
naman lumitaw ang masasamang damo. 27 Kaya't paglapit
ng mga alipin ng pinuno ng tahanan ay sinabi nila sa kanya,
'Panginoon, hindi po ba magandang binhi ang itinanim niyo
sa gitna ng inyong taniman? Kaya't paano pong nangyari *na*
nagkaroon ito ng masasamang damo? 28 Pero ang sabi Niya
sa kanila, 'Kalabang mortal ang gumawa nito.' At sinabi ng
mga alipin sa kanya, 'Gusto niyo *po ba* ngayon na puntahan
namin para kunin ang mga ito?' 29 Pero ang sabi nito,
'Huwag, kundi baka habang kinukuha *niyo* ang
masasamang damo ay mabunot niyo kasama ng mga ito
ang trigo.' 30 Pabayaan niyong parehas na lumago hanggang

sa anihan; at pagdating ng panahon ng anihan ay sasabihin
ko sa manggagapas, 'Tipunin niyo muna ang masasamang
damo at sama-sama niyo silang itali sa isang tabi para
sunugin ang mga ito. Sama-sama niyo ring dalhin ang trigo
sa loob ng kamalig ko. "

### *Kapangyarihan ng Binhi sa Kaharian*

**31** Nagbigay Siya ng isa pang talinghaga sa kanila.
Sinabi *Niya*, "Ang Kaharian ng Kalangitan ay tulad sa isang
butil ng mustasa na pagkakuha ng isang tao ay itinanim sa
gitna ng taniman nito. **32** Totoong ito na ang pinakamaliit sa
lahat ng mga binhi. Pero pagka tumubo na ito ay siyang
pinakamalaki sa mga gulay, at ito'y nagiging puno. Kaya
naman pinupuntahan ito ng mga ibon sa himpapawid at
namumugad sa gitna ng mga sanga nito." **33** Nagsabi pa Siya
sa kanila ng isang talinghaga, "Ang Kaharian ng Kalangitan
ay tulad sa lebadura na pagkakuha ng isang ginang ay
hinalo sa tatlong baldeng harina hanggang sa lahat ng ito
ay napaalsa." **34** Lahat ng mga ito'y sinabi ni Jesus sa
karamihan sa pamamagitan ng mga talinghaga, at hindi
Siya nagsalita sa kanila ng di gumagamit ng talinghaga. **35**
Nang sa ganoon ay matupad ang sinabi sa pamamagitan ng
propeta, na nagsasabing, "Bubuksan Ko ang bibig Ko sa
pamamagitan ng mga talinghaga. Isisiwalat Ko ang mga
lihim na bagay mula pa sa pagkakatatag ng sanlibutan."

### *Pinaliwanag ni Jesus ang Talinghaga sa mga Alagad*

**36** Sa puntong iyon, nang mapaalis na ang mga tao,
ay pumunta si Jesus sa loob ng bahay. Kaya't lumapit sa
Kanya ang mga alagad Niya sabay sabi, "Ipaliwanag Niyo
*po* sa amin ang talinghaga ng masamang damo sa bukid."
**37** At sinabi Niya ang sagot sa kanila, "Ang naghahasik ng
mabuting binhi ay ang Anak ng Tao; **38** At ang bukid ay ang
sanlibutan; at ang magandang binhi ay iyong mga anak ng
Kaharian. Ang masamang damo naman ay ang mga anak

ng masama. 39 Ang kalaban naman na naghasik sa kanila ay
ang diyablo; ang anihan naman ay katapusan ng panahon,
at ang mga manggagapas ay mga anghel. 40 Kaya't tulad ng
masamang damo na inipon at sinunog sa apoy ganoon din
naman ang mangyayari sa katapusan ng panahong ito. 41
Ipapadala ng Anak ng Tao ang mga anghel Niya at
pagsasama-samahin nila mula sa Kaharian Niya lahat ng
mga nagtutulak ng kasalanan at ang mga gumagawa ng
lahat ng uri ng paglabag sa Kautusan. 42 At ihahagis nila ang
mga ito sa loob ng Pugon ng Apoy kung saan magkakaroon
ng malalakas na iyakan at ng pagngangalit ng mga ngipin.
43 Sa panahong iyon ang mga matutuwid ay magniningning
tulad ng araw sa loob ng Kaharian ng Ama nila. Ang may
mga tayngang handang makinig, hayaan siyang makinig.

### *Iba pang mga Kaalaman Tungkol sa Kaharian*

44 Muli pa, ang Kaharian ng Kalangitan ay tulad sa
kayamanang nakatago sa gitna ng bukirin na nang
matuklasan ng isang tao ay itinago niya, at dahil sa tuwa
nito ay umalis at ipinagbili ang lahat ng mayroon siya gaano
man karami, pagkatapos ay binili niya ang bukiring iyon. 45
Muli pa, ang Kaharian ng Kalangitan ay tulad sa isang taong
mangangalakal na naghahanap ng magagandang perlas 46
na nang matuklasan ang isang mamahaling perlas ay umalis,
ipinagbili ang lahat ng mayroon siya, gaano man karami, at
binili iyon. 47 Muli pa, ang Kaharian ng Kalangitan ay tulad
sa lambat na hinagis sa gitna ng dagat at nakakahango ng
lahat ng klase; 48 na nang mapuno na nila ay hinihila
papunta sa pampang, at pagka upo'y nilalagay nila ang
magaganda sa loob ng mga planggana at ang mga
mapapangit ay hinahagis sa labas. 49 Ganito rin ang
mangyayari sa katapusan ng mundo. Ang mga anghel ay
maglalabasan at aalisin ang masasama sa kalagitnaan ng
matutuwid 50 at ihahagis nila ang mga ito sa loob ng Pugon
ng Apoy kung saa'y magkakaroon ng malalakas na iyakan
at ng pagngangalit ng mga ngipin." 51 Sinabi ni Jesus sa
kanila, "Naintindihan niyo *ba* ang lahat ng ito?" Sinabi nila

sa Kanya, "Opo, Panginoon." 52 At ang sabi Niya sa kanila,
"Dahil dito, bawat tagapagturo sa Biblia na naturuan sa loob
ng Kaharian ng Kalangitan ay tulad sa isang taong may-ari
ng bahay na naglalabas mula sa taguan niya ng mga bago
at lumang *kasangkapan*."

### *Hindi Naniwala kay Jesus ang mga Kababayan Niya*

53 At dumating ang panahon, nang matapos ni Jesus
ang mga talinghagang ito, na umalis na Siya roon. 54 At
pagpunta Niya sa loob ng sarili Niyang lalawigan ay nagturo
Siya sa kanila sa loob ng simbahan nila, kaya naman nagulat
sila at sinabi, "Saan Niya nakuha ang karunungan Niya at
ganitong kapangyarihan? 55 Hindi *ba't* Siya iyong anak ng
karpintero? Hindi *ba't* Maria ang pangalan ng nanay Niya,
at mga lalaking kapatid Niya sina Tyago at Jose, pati si
Simon at Judas? 56 At hindi ba't ang mga kapatid na babae
Niya ay kasama nating lahat? Kung ganoon, saan Niya
nakuha lahat ng ito?" 57 Kaya't di sila nanalig sa Kanya. Pero
ganito ang sinabi ni Jesus sa kanila, "Walang propeta na di
pinahahalagahan maliban sa loob ng sarili niyang lalawigan,
at sa loob ng tahanan niya. 58 At hindi Siya gumawa roon ng
maraming mga himala dahil sa pag-aalinlangan nila.

### *Ang Katapusan ng Misyon ni Juan*

14 1 Nang panahong iyon ay narinig ni Herodes na
Gobernador ang balita tungkol kay Jesus 2 at
sinabi niya sa mga tauhan niya, "Ito ay si Juang
Tagalublob. Nagbangon siya mula sa mga patay,
at dahil dito ay kumikilos sa Kanya ang mga
gawang makapangyarihan." 3 Dahil inaresto ni Herodes si
Juan, ginapos siya, at nilagay sa loob ng bilangguan dahil
kay Herodias na asawa ng kapatid niyang si Felipe. 4 Dahil
sinabi sa kanya ni Juan, "Hindi legal para *sa iyo* na angkinin
siya." 5 Pero nang gusto na niyang patayin ito, natakot siya
sa taong bayan dahil tinuturing nila ito bilang propeta. 6 Pero

nang ipagdaos ang kaarawan ni Herodes, nagsayaw ang
babaing anak ni Herodias sa kalagitnaan *nila* at ikinatuwa
ito ni Herodes. **7** Kaya naman, lantaran nitong sinabi sa
kanya kasunod ang pangako na ibibigay ang anumang
hilingin niya. **8** Pero sa pang-uudyok ng kanyang ina ay
sinabi niya, "Ibigay niyo *po* sa akin dito sa ibabaw ng plato
ang ulo ni Juan na Tagalublob. **9** At nalungkot ang hari pero
dahil sa mga pinangako at sa mga kasalo, nag-utos siyang
ibigay *ito sa kanya*. **10** At pagkasabi niya ay pinugutan si Juan
sa loob ng kulungan **11** at dinala ang ulo niya sa ibabaw ng
pinggan tsaka binigay sa batang babae at ibinigay *naman*
nito sa ina niya. **12** At pagpunta ng mga alagad niya ay
kinuha ang katawan tsaka inilibing ito, at pag-alis ay
ibinalita nila kay Jesus. **13** At pagkarinig ni Jesus ay umalis
Siya mula roon gamit ang *isang* daong papunta sa ilang na
lugar para magsarili. At nang mabalitaan ng mga taong
bayan, palakad silang sumunod sa Kaniya galing sa mga
lungsod. **14** Pero pag-alis ni Jesus, nakita Niya ang
napakaraming bilang ng tao at naantig ang damdamin Niya
para sa kanila kaya't pinagaling Niya ang mga may sakit nila.

## *Nakakain ang higit sa 5,000 Tao gamit ang 5 tinapay at 2 isda*

**15** At pagsapit ng gabi, lumapit sa Kanya ang mga
alagad Niya sabay sabi, "Liblib *po* itong lugar at sumapit na
ang gabi. Pauwiin Niyo *na po* ang mga tao para pagdaan sa
loob ng mga baryo ay makabili *pa* sila ng makakain nila." **16**
Pero sinabi ni Jesus sa kanila, "Hindi na kailangan pang
umalis sila. Bigyan niyo sila ng makakain." **17** Pero ang sabi
nila sa Kanya, "Wala *po* kaming dala rito kundi limang
tinapay at dalawang isda." **18** At ang sabi Niya, "Dalhin niyo
dito sa Akin ang mga iyon." **19** Kaya't nang mautusan ang
mga taong maupo sa ibabaw ng damuhan, at matanggap
ang limang tinapay at ang dalawang isda, pag tingala sa
langit ay pinagpala Niya, at nang pagputul-putulin ay
binigay Niya sa mga alagad ang mga tinapay, at ang mga
alagad *naman* sa mga tao. **20** Kaya't kumain silang lahat at

nabusog. Nakalikom rin sila ng mga sumobra sa mga
pinagpira-pirasong pagkain - 12 bayong na punong-puno.
**21** At ang mga kumain na kalalakihan ay aabot *sa* 5,000 di
pa kasama ang mga kababaihan at mga bata. **22** At agad-
agad na pinilit ni Jesus ang mga alagad Niyang pumasok sa
loob ng daong at mauna sa Kanya papunta sa kabilang
ibayo hanggang sa mapaalis Niya ang mga tao.

## *Naglakad si Jesus at Pedro sa Ibabaw ng Dagat*

**23** At pagka-alis ng mga tao, umakyat Siya papunta
sa bundok para magsarili't manalangin. At pagdating ng
gabi ay mag-isa *lang* Siya roon. **24** Pero *nang* ang daong ay
mapasagitna na ng dagat, pinaghahambalos ito ng mga
alon dahil ito'y salungat sa hangin. **25** Pero *nang panahon na*
ng ika-4 *na pagpapalit* ng gwardia sa gabi, pumunta sa
kanila si Jesus na naglalakad sa ibabaw ng dagat. **26** At nang
makita Siya ng mga alagad na naglalakad sa ibabaw ng
dagat, naligalig sila sabay sinabi na, "Multo yan!" At
nagsigawan sila dahil sa takot. **27** Pero agad na kinausap sila
ni Jesus na nagsabing, "Huminahon kayo! Ako ito. Huwag
kayong matakot." **28** At nang sagutin Siya ni Pedro ay sinabi
nito, "Panginoon, kung Kayo *nga po* iyan, utusan Niyo *po*
akong puntahan Kayo sa ibabaw ng tubig!" **29** At ang sabi
Niya, "Halika!" At pagbaba mula sa daong ay lumakad si
Pedro sa ibabaw ng tubig papunta sa direksyon ni Jesus. **30**
Pero nang mapansin niyang malakas ang hangin, natakot
siya. At nang magsimulang lumubog ay sumigaw siya't
sinabing, "Panginoon! Iligtas Niyo *po* ako!" **31** At agad na
inunat ni Jesus ang kamay Niya, sinunggaban ito at sinabi
Niya rito, "Angliit naman ng pananalig mo. Anung dahilan
ng pag-aalinlangan mo?" **32** At pagsakay nila sa loob ng
daong ay huminto na ang *malakas na* hangin.

## *Ang Mahawakan ni Jesus ay Gumagaling*

**34** At nang makatawid na ay dumating sila sa gitna
ng lupain ng Genesaret. **35** At nang mamukhaan Siya ng mga

kalalakihan sa lugar na iyon, pumunta sila sa kabuuan ng
lupaing iyon, at dinala nila sa Kanya lahat ng mga may
karamdaman, 36 at pinakiusapan Siya na mahawakan man
lang sana nila ang laylayan ng damit Niya. At silang
nakahawak, gaano man karami, ay gumaling.

## *Tinuligsa ni Jesus ang mga Pinuno ng Simbahan*

15
1 Sa puntong iyon ay lumapit kay Jesus mula pa
sa Jerusalem ang mga dalubhasa sa Biblia at
mga Pariseo na nagsabing, 2 "Anung dahilan
*bakit* ang mga alagad Mo ay lumalabag sa
tradisyon ng mga punong-lingkod? Hindi kasi
sila naghuhugas ng mga kamay nila tuwing kakain sila ng
tinapay." 3 Pero pagsagot Niya ay sinabi sa kanila, "Ano rin
ang dahilan sa paglabag niyo sa utos ng Diyos alang-alang
sa mga tradisyon niyo? 4 Dahil nag-utos ang Diyos na ang
sabi, 'Parangalan mo ang tatay at ang nanay mo, at ang
nagsasalita ng masama laban sa ama o ina, kamatayan *ang*
dapat na kahantungan niya.’ 5 Pero ang sinasabi niyo,
'Sinumang magsasabi sa ama o sa ina niya, Handog na po
sa Diyos anumang bagay mula sa akin na pwede niyong
pakinabangan, 6 at hinding hindi na dapat pang parangalan
ang tatay niya o ang nanay niya.’ Kaya't tinanggalan niyo
ng bisa ang utos ng Diyos alang-alang sa tradisyon niyo! 7
Mga ipokrito! Magaling ang pagkakapahayag ni Isaias
tungkol sa inyo na sinasabi, 8 'Lumalapit sa Akin ang mga
taong ito *gamit* ang bibig nila, pati na ang mga labi sa Akin
ay nagpaparangal, pero ang puso nila ay dumidistansya
palayo sa Akin. 9 Kaya't walang kabuluhan silang
sumasamba sa Akin, na itinuturo bilang mga doktrina ang
mga patakaran ng tao.’ 10 At pagtawag sa karamihan ay
sinabi Niya sa kanila, "Makinig kayo at umunawa! 11 Hindi
ang pumapasok sa loob ng bibig ang nagpaparumi sa
pagkatao kundi ang lumalabas mula sa bibig. Ito ang
nagpaparumi ng pagkatao." 12 Kaya't paglapit ng mga
alagad Niya ay sinabi sa Kanya, "Alam Niyo *po ba* na nagalit
ang mga Pariseo nang marinig ang Salita?" 13 Pero pagka

sagot ay sinabi Niya, "Bawat naitanim na hindi itinanim ng
Ama Ko sa langit ay bubunutin. **14** Pabayaan niyo sila. Sila'y
mga bulag na namumuno sa mga bulag. At kung bulag ang
aakay sa bulag, pareho silang mahuhulog sa hukay." **15** Pero
pagsagot ni Pedro ay sinabi sa Kanya, "Ipaliwanag Niyo *po*
sa amin ang talinghagang ito."

## *Hindi ang Kinakain ang Nagpaparumi sa Tao*

**17** Hindi niyo ba naiisip na lahat ng pumapasok sa
loob ng bibig ay sa loob ng tiyan napupunta at nilalabas
papunta sa inudoro? **18** Pero ang lumalabas mula sa bibig ay
nanggagaling sa puso at ang mga ito ang nagpaparumi sa
pagkatao. **19** Dahil *nanggagaling* mula sa puso *ang*
masasamang kaisipan: mga planong pagpatay, mga
pangangalunya, mga kasalanang sexual, mga pagnanakaw,
paninirang-puri, panlalapastangan sa Diyos. **20** Ito ang mga
nagpaparumi sa pagkatao, pero ang kumain *gamit* ang mga
kamay na di nahugasan ay hindi nagpaparumi ng
pagkatao." **21** At pag-alis mula roon, bumalik si Jesus
papasok sa ilang mga lugar sa Tiro at Sidon,

## *Ang Pananalig ng Ginang kay Jesus ang Nagpagaling sa Anak Niya*

**22** at kapansin-pansin ang isang ginang na taga
Kanaan na galing sa mga lugar na iyon na pagkalabas ay
pasigaw na sinabi sa Kanya, "Maawa po Kayo sa akin,
Panginoon, Anak ni David! Ang anak ko *pong* babae ay
malubhang pinahihirapan ng demonyo." **23** Pero hindi Siya
sumagot sa kanya ni isang salita. At paglapit ng mga alagad
Niya ay nakiusap sa Kaniya sabay sabi, "Paalisin Niyo *na po*
siya dahil sigaw siya ng sigaw habang sumusunod sa atin!"
**24** Kaya't pagsagot ay sinabi Niya, "Hindi Ako pinadala kung
hindi para sa mga napahamak na tupa sa tahanan ng
Israel." **25** Pero nang lumapit ito ay sinamba Siya habang
sinasabi, "Panginoon, tulungan Niyo *po* ako!" **26** Kaya't
pagsagot ay sinabi Niya, "Hindi naman maganda na kunin

ang tinapay ng mga anak at ihagis sa mga tuta." **27** Pero ang
sabi nito, "Tunay nga *po*, Panginoon, kahit mga tuta rin
naman ay kumakain mula sa mga mumo na nalalaglag mula
sa mesa ng mga amo nila." **28** Sa puntong iyon ay sumagot
si Jesus *at* sinabi sa kanya, "Ginang, anglaki ng pananalig
mo ah! Mangyari *sa iyo* ayon sa kahilingan mo." At gumaling
ang babaing anak niya mula sa oras na iyon. **29** At pag-alis
roon ni Jesus, pumunta Siya malapit sa dagat ng Galilee at
pag-akyat sa gitna ng bundok ay naupo Siya roon. **30** At
lumapit sa Kanya ang napakaraming tao. Sila ay may
kasamang mga lumpo, mga bulag, mga pipi't bingi, may
mga kapansanan, at marami pang iba. At nilagay nila ang
mga ito sa tabi ng paanan ni Jesus, at sila'y pinagaling Niya.
**31** Kaya naman namangha ang mga tao *nang* makitang
nagsasalita *na* ang mga pipi't bingi, maayos na ang katawan
ng mga may kapansanan, nakakalakad *na* ang mga lumpo,
at nakakakita *na* ang mga bulag. Kaya't pinuri nila ang Diyos
ng Israel.

### *Nakakain ang higit sa 4,000 Tao gamit ang 7 tinapay at ilang isda*

**32** Pero pagkatawag ni Jesus sa mga alagad Niya ay sinabi
Niya, "Naaantig ang damdamin Ko para sa mga tao dahil tatlong
araw na silang kasama Ko at wala man lang silang makain. Pero
ayaw Ko *naman* silang paalisin ng nag-aayuno baka sakaling
himatayin sila sa gitna ng kalsada." **33** At sinabi sa Kanya ng mga
alagad Niya, "Saan *po* tayo hahanap ng tinapay sa gitna ng ilang
na kakasya sa ganito karaming tao?" **34** At sinabi sa kanila ni Jesus,
"Gaano karaming tinapay ang mayroon kayo?" At ang sabi nila,
"Pito *po* at ilang maliliit na isda." **35** At inutusan Niya ang mga tao
na maupo sa ibabaw ng lupa. **36** At nang kunin ang pitong tinapay
at ang mga isda ay nagpasalamat, pinagputol-putol Niya at
ibinigay sa mga alagad Niya. Ang mga alagad naman sa mga tao.
**37** Kaya't kumain silang lahat at nabusog. Nakalikom rin sila ng
pitong bayong na punong-puno ng mga natira mula sa mga
pinagpira-pirasong pagkain. **38** At ang mga nagsikain ay 4,000
mga kalalakihan, bukod pa rito ang mga kababaihan at mga

kabataan. 39 At nang mapaalis *na* ang mga tao, sumakay Siya sa
loob ng daong at pumunta sa gitna ng lupain ng Magdala.

### *Kinalaban si Jesus ng mga Pinuno ng Simbahan*

16 1 At pagdating ng mga Pariseo at mga Saduseo,
nanunubok sila. Gusto nila Siyang magpakita sa
kanila ng senyales mula sa langit. 2 Pero nang
sumagot ay sinabi Niya sa kanila, "Pagsapit ng
gabi, sinasabi niyo, 'Magandang klima, dahil mapula ang
langit.' 3 At ngayong umaga ay mabagyo dahil namumula't
makulimlim ang langit.' Mga ipokrito! Marunong kayong
bumasa sa tunay na itsura ng langit, pero sa mga senyales
nitong mga panahon ay di niyo magawa? 4 Masama at
mapangalunyang henerasyon na naghahanap ng senyales,
pero walang ibibigay na senyales dito maliban sa senyales
ni Jonas na propeta!" At nang iwanan sila ay umalis na Siya.
5 At pagdating ng mga alagad Niya doon sa kabilang ibayo,
nakalimutan nilang magdala ng mga tinapay.

### *Ibig sabihin ng Lebadura ng mga Pariseo*

6 Kaya't sinabi ni Jesus sa kanila, "Maging maalam at
mag-ingat kayo mula sa mga lebadura ng mga Pariseo at
mga Saduseo." 7 At nag-usap sila sa kani-kanilang sarili na
nagsasabing, "Dahil *yan* sa hindi tayo nakapagbaon ng mga
tinapay!" 8 Pero nang malaman ni Jesus ay sinabi Niya sa
kanila, "Maliliit ang pananalig, bakit kayo nagtatalo-talo sa
isa't isa na dahil sa hindi kayo nakapagbaon ng mga tinapay?
9 Hindi pa ba kayo natuto ni naka-alala sa limang tinapay ng
5,000 at gaano karaming bayong ang nalikom niyo? 10 O ang
pitong tinapay ng 4,000 at ilang bayong ang nalikom niyo?
11 Paanong hindi niyo naintindihan na hindi tungkol sa
tinapay ang sinabi Ko sa inyong, 'Mag-ingat kayo mula sa
mga lebadura ng mga Pariseo at mga Saduseo?'" 12 Sa
puntong iyon ay naintindihan nila na hindi Niya sinabing
mag-ingat mula sa lebadura ng tinapay, kundi mula sa
katuruan ng mga Pariseo at ng mga Saduseo.

## *Hindi Mananaig ang Kaaway laban sa Kongregasyon ni Kristo*

**13** Pero nang dumating si Jesus sa gitna ng isang
lugar sa Cesarea sa Filipo, tinanong Niya ang mga alagad
Niya *at* sinabing, "Anung sinasabi ng mga tao tungkol sa
Akin na Anak ng Tao?" **14** At ang sabi nila, "Ang totoo *po*, si
Juan na Tagalublob, at yung iba *po* si Elias; pero ang iba
naman si Jeremias, o isa sa mga propeta." **15** Sinabi Niya sa
kanila, "Pero kayo, anung masasabi niyo tungkol sa Akin?"
**16** At pagsagot ni Simon Pedro ay sinabi Niya, "Kayo *po* ang
Kristo, ang Anak ng Diyos na buhay." **17** At pagsagot ni Jesus
ay sinabi sa kanya, "Pinagpala ka, Simong anak ni Jonas,
dahil hindi laman at dugo ang naghayag nito sa iyo kundi
ang Ama Ko na nasa kalangitan. **18** At sinasabi Ko rin sa iyo
na ikaw ay bato, at sa ibabaw ng malaking batong ito ay
itatayo Ko ang Aking Kongregasyon. At ang mga pintuan ng
impiyerno ay hindi mananaig rito. **19** At ibibigay Ko sa iyo
ang mga susi ng Kaharian ng Kalangitan; kaya't anumang
gapusin mo sa ibabaw ng daigdig ay gagapusin sa loob ng
kalangitan; at anumang kalagan mo sa ibabaw ng daigdig
ay kakalagan sa loob ng kalangitan." **20** Nang puntong iyon
ay inutos Niya sa mga alagad Niya na huwag nilang
sasabihin kanino man na Siya ay si Jesus, ang Kristo. **21** Mula
sa puntong iyon ay nagsimulang ipakita ni Jesus sa mga
alagad Niya na kakailanganin Niyang umalis papuntang
Jerusalem at magdanas ng maraming hirap mula sa mga
matatandang pinuno pati na sa mga pangulo ng kaparian,
at mga dalubhasa sa Biblia, at mapatay, at magbangon sa
ikatlong araw.

## *Ialay ang Buhay Alang-Alang kay Kristo*

**22** Kaya inakay Siyang mag-isa ni Pedro, sinimulang
sawayin Siya *at* sabihan, "Kahabagan nawa Kayo,
Panginoon! Hinding hindi *po* mangyayari ito sa Inyo!" **23** Pero
pagharap Niya ay sinabi kay Pedro, "Lumayas ka sa harapan
Ko, Satanas! Patibong ka sa Akin dahil wala kang iniisip na

nanggaling sa Diyos kundi mga bagay lamang na galing sa
tao." 24 Kaya't sinabi ni Jesus sa mga alagad Niya, "Ang
sinumang naghahangad na sumunod sa yapak Ko, dapat
niyang pagkaitan ang sarili, at dapat niyang pasanin ang
kanyang krus, at dapat na sumama siya sa Akin. 25 Dahil
sinumang gustong iligtas ang sarili niya ay ipapahamak ito,
pero sinumang ipahamak ang sarili niya alang-alang sa Akin
ay magkakamit nito. 26 Dahil anung mapapala ng isang tao
kung mapasa kanya ang buong mundo pero ipahamak
*naman* niya ang kaluluwa niya? O anung ipambabayad ng
tao kapalit ng kaluluwa niya? 27 Dahil malapit nang dumating
ang Anak ng Tao na balot ng kaningningan ng Ama Niya,
na kasama ng mga angel Niya, at sa panahong iyon ay
gagantihan Niya ang bawat isa ayon sa mga gawa nila. 28
Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, may ilan na nakatayo rito na
hinding hindi matitikman ang kamatayan malibang makita
*muna* nila ang Anak ng Taong dumarating sa gitna ng
Kaharian Niya.

### *Nakipag-usap si Jesus kay Moises at Elias*

17
1 At pagkatapos ng anim na araw, isinama ni
Jesus sina Pedro, at Tyago, pati na si Juan na
kapatid Niya, at dinala sila sa gitna ng mataas na
bundok para makapagsarili. 2 At Siya'y
nagbagong anyo sa harapan nila at nagliwanag
ang mukha Niya tulad ng araw. Ang mga damit Niya rin ay
naging maputi tulad ng liwanag. 3 At biglang nagpakita sa
kanila si Moises at si Elias na kasama Niyang nakikipag-usap.
4 Kaya't pagsabat ni Pedro ay sinabi kay Jesus, "Panginoon,
maganda para sa ating narito sa lugar na ito. Kung gusto
Niyo *po*, pwede kaming gumawa dito ng tatlong kubol isa
para sa Inyo, at isa kay Moises, isa rin kay Elias." 5 Habang
siya'y nagsasalita *pa*, biglang may bumalot na maliwanag
na ulap sa kanila, at biglang may tinig na mula sa ulap ang
nagsabing, "Ito ang minamahal Kong Anak, na Siya Kong
lubos na kinalulugdan. Siya ang pakikinggan niyo." 6 At
pagkarinig ng mga alagad ay napahalik sila sa lupa, at sobra

silang natakot. 7 At paglapit ni Jesus ay hinawakan sila at
sinabi, "Bumangon *na* kayo, at huwag kayong matakot." 8
At pagtingala nila ay wala silang nakita maliban kay Jesus
na mag-isa *na lang*. 9 At nang makababa *na* sila mula sa
bundok, inutusan sila ni Jesus na nagsabing, "Huwag niyong
sabihin kaninuman ang pangitain hanggang sa ang Anak ng
Tao ay magbangon mula sa mga patay." 10 Kaya't tinanong
Siya ng mga alagad Niya na nagsabing, "Bakit kaya sinasabi
ng mga dalubhasa sa Biblia na dapat munang dumating si
Elias?" 11 Pero nang sagutin ni Jesus ay sinabi Niya sa kanila,
"Totoong darating muna si Elias at ibabalik niya ang lahat
sa dati. 12 Pero sinasabi Ko sa inyo na dumating na si Elias
at hindi nila siya kinilala, bukod pa rito, ginawa *na* nila sa
kanya lahat ng maibigan nila. Maigsing panahon *na lang*, sa
ganitong paraan rin ang Anak ng Tao'y magdadanas ng
hirap mula sa kanila. 13 Sa puntong iyon ay naintindihan ng
mga alagad na patungkol kay Juan na Tagalublob ang
tinutukoy Niya sa kanila.

### *Pinagalitan ni Jesus ang mga Alagad*

14 At pagdating nila malapit sa mga tao, lumapit sa
Kanya ang isang tao, lumuhod sa Kanya, at sinabi, 15
"Panginoon, maawa *po* Kayo sa anak kong lalake dahil
nagwawala na *po* siya, at hirap na hirap na sa kanyang sakit!
Dahil madalas siya *nitong* hinagagis sa gitna ng apoy, at
madalas *rin* sa gitna ng tubig. 16 Kaya't dinala ko *po* siya sa
mga alagad niyo, pero hindi nila siya kayang pagalingin. 17
At pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya, "Hay, walang pananalig
at pasaway na henerasyon! Hanggang kailan Ko ba kayo
sasamahan? Hanggang kailan Ko ba kayo titiisin? Dalhin
niyo siya rito sa Akin!" 18 At pinagsabihan ito ni Jesus at
lumabas mula sa kanya ang demonyo. Kaya't gumaling ang
binatilyo mula nang oras na iyon. 19 Kaya naman, paglapit
ng mga alagad kay Jesus ng sila-sila *na lang* ay sinabi nila,
"Ano *pong* dahilan na di namin kinayang palabasin iyon?" 20
At sinabi ni Jesus sa kanila, "Dahil sa pag-aalinlangan niyo.
Dahil sinasabi Ko sa inyo ang totoo, kung mayroon kayong

pananalig tulad sa isang butil ng mustasa sasabihin niyo sa
bundok na ito, 'Lumipat ka mula diyan papunta roon, at
lilipat nga ito mula roon papunta sa kabila. At walang
magiging imposible sa inyo. **21** Pero ang ganitong uri ay hindi
lumalabas kundi sa pamamagitan ng panalangin at pag-
aayuno. **22** Pero nang sila'y makabalik na sa loob ng Galilee,
sinabi ni Jesus sa kanila, "Ang Anak ng Tao ay malapit nang
ipagkanulo sa kamay ng mga tao. **23** At papatayin nila Siya,
pero sa ikatlong araw ay ibabangon Siya." Kaya't sobra
silang nalungkot.

### *Nagbayad si Jesus ng Buwis*

**24** At pagpunta nila sa loob ng Capernaum, lumapit
kay Pedro ang mga nangongolekta ng dalawang drakma at
sinabi nila, "Hindi ba nagbabayad ang guro niyo ng
kontribusyon para sa templo?" **25** Sinabi niya, "Oo." At nang
pumasok siya sa loob ng bahay, hinarang siya ni Jesus na
nagsabing, "Ano sa tingin mo, Simon, mula kanino
kumukuha ang mga hari sa daigdig ng mga buwis o
kontribusyon, mula sa mga anak nila o mula sa ibang tao?"
**26** Sinabi ni Pedro sa Kanya, "Mula *po* sa ibang tao." Sinabi
ni Jesus sa kanya, "Samakatuwid, libre na ang mga anak. **27**
Pero para hindi tayo magdulot ng ikatitisod nila, paglakad
*mo* papunta sa dagat, mamingwit ka, at kunin mo ang
unang isdang lalabas, at pagbukas ng bibig nito ay
matatagpuan mo ang isang salaping pilak. Kapag nakuha
*mo* na ito *ay* ibigay mo sa kanila ang para sa Akin at sa iyo."

### *Ang Pinakadakila*

18

**1** Sa loob ng oras na iyon ay lumapit kay Jesus
ang mga alagad sabay sabi, "Sino *po* ba ang
siyang pinakadakila sa loob ng Kaharian ng
Kalangitan?" **2** At pagkatawag ni Jesus sa isang
maliit na bata, pinatayo Niya ito sa kalagitnaan nila. **3** At
sinabi Niya, "Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, kung hindi kayo
magbago at maging tulad sa maliliit na bata, hinding hindi

kayo makakapasok sa loob ng Kaharian ng Kalangitan. **4**
Kaya sinumang ibaba ang kanyang sarili tulad sa maliit na
batang ito ay siyang pinakadakila sa loob ng Kaharian ng
Kalangitan. **5** At sinumang tumanggap ng isang tulad sa
batang *ito* alang-alang sa pangalan Ko, ay tumatanggap sa
Akin. **6** Pero sinumang pumatid sa isa man sa maliliit na ito
na nananalig sa Akin, ay *mas* mabuti *pa* para sa kanya na
matalian ng gilingang bato (yung iniikot ng asno) sa leeg
niya, tapos ay palubugin siya sa gitna ng kailaliman ng
dagat! **7** Lagot ang mundo dahil sa mga nambibitag, dahil
kailangan dumating ang mga mambibitag! Sa kabila nito,
lagot ang taong iyon na siyang pinanggagalingan ng bitag.

### *Tanggalin sa Buhay ang mga Sanhi ng Kapahamakan*

**8** Kaya't kung ang kamay mo o ang paa mo ang
nagpapahamak *sa iyo*, putulin mo sila at ihagis palayo *sa
iyo*. *Mas* mabuti *pa sa iyo* na makapasok sa loob ng Buhay
na lumpo o may kapansanan, kaysa may dalawang kamay
o dalawang paa *nga pero* ihahagis *ka naman* sa gitna ng
apoy na di namamatay. **9** At kung ang mata mo ang
nagpapahamak sa iyo, dukutin mo ito at itapon palayo sa
iyo. *Mas* mabuti *pa* sa iyong makapasok sa loob ng Buhay
na mag-isa lang ang mata kaysa may dalawang mata *nga
pero* inihagis *naman* sa gitna ng apoy ng impiyerno. **10**
Siguraduhin niyong huwag niyong kakamuhian isa *man* sa
maliliit na ito, dahil sinasabi Ko sa inyo na ang mga anghel
nila sa kalangitan ay laging nakikita ang mukha ng Ama Ko
na nasa kalangitan.

### *Abutin ang mga Ligaw at Napapahamak*

**11** Dahil naparito ang Anak ng Tao para iligtas ang
napahamak. **12** Ano sa palagay niyo kung mangyari sa isang
taong *may* 100 tupa, na mawala niya ang isa sa mga ito?
Hindi ba iiwanan *niya* ang 99 sa itaas ng kabundukan, *at*
pagka-alis ay hahanapin niya ang nawawala? **13** At kung

mangyari na makita niya ito, sinasabi Ko sa inyo *ang* totoo
na magdiriwang siya dahil dito higit *pa* kaysa roon sa 99 na
hindi *naman* nawala. **14** Gayun din naman, hindi katanggap-
tanggap sa harapan ng Ama niyo na nasa kalangitan na
masawi ang isa sa mga maliliit na ito.

### *Paano Abutin ang Isang Nagkamali*

**15** Pero kung magkasala laban sa iyo ang kapatid mo,
pumunta ka at pagsabihan mo siya sa pagitan niyong
dalawa lang. Kung pakinggan ka niya, nakuha mo ang
kapatid mo. **16** Pero kung sakaling di siya makinig, magsama
ka pa ng isa o dalawa para sa pamamagitan ng bibig ng
dalawa o tatlong testigo, mapapatunayan *ang* bawat
salitang sinabi. **17** Kung sakaling tumanggi pa rin siyang
makinig sa kanila, sabihin mo *na* sa Konggregasyon. At
kung tumanggi pa rin siyang makinig sa Konggregasyon,
ituring mo *na* siyang gaya ng isang pagano at *gaya* ng
kolektor ng buwis. **18** Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, kung
gaano man karami ang igapos niyo sa ibabaw ng lupa ay
igagapos doon sa langit: at kung gaano man karami ang
kalagan niyo sa ibabaw ng lupa ay kakalagan doon sa langit.

### *Kapangyarihan ng Magkasamang Panalangin ng mga Mananampalataya*

**19** Muli Kong sinasabi sa inyo na kung dalawa sa inyo
ay nagkasundo sa ibabaw ng lupa tungkol sa anumang
bagay, anumang hilingin nila, ito'y gagawin *para* sa kanila
ng Ama Ko na nasa kalangitan. **20** Dahil saanman may
dalawa o tatlong nagkatipon para sa Aking pangalan,
nandoon Ako sa kalagitnaan nila. **21** Sa puntong iyon,
paglapit sa Kanya ni Pedro ay sinabi nito, "Panginoon,
gaano *po* kadalas na *sa tuwing* magkakasala laban sa akin
ang kapatid ko ay patatawarin ko pa rin siya? Hanggang
pitong beses *po* ba?" **22** Sinabi sa kanya ni Jesus, "Hindi Ko
sinasabi *sa iyo* na hanggang pitong beses, kundi hanggang
70 beses na pito.

## *Kailangang Magpatawad*

23 Dahil dito, inihalintulad ang Kaharian ng Kalangitan
sa isang taong hari na hiniling na magsagawa ng bilangan
kasama ng mga alipin niya. 24 At nang magsimula siyang
magtawag, dinala sa kanya ang isang may utang ng 10,000
talento. 25 Pero nang wala itong maipambayad, nag-utos
ang panginoon niya na ipagbili siya, at ang asawa niya, pati
ang mga anak at lahat ng pag-aari niya, gaano man karami.
At iyon na ang magiging kabayaran. 26 Kaya naman pagdapa
sa lupa ng alipin ay sinamba Siya habang sinasabi,
'Panginoon, habaan niyo pa *po* ang pasensya niyo sa akin
at ibabalik ko *po* ang lahat sa inyo!' 27 Pero nang maantig
ang damdamin ng panginoon ng aliping iyon, pinalaya niya
ito at pinatawad ang pagkakautang niya. 28 Pero paglabas
ng aliping iyon, nakita niya ang isang kapwa alipin niya na
may utang sa kanya ng 100 denaryo, at nang mahawakan
ay sinakal niya ito sabay sabi, 'Bayaran mo na ko sa bagay
na inutang mo!' 29 Kaya naman, pagdapa sa paanan niya ng
kapwa niya alipin ay nagmakaawa ito sa kanya habang
sinasabi, 'Habaan mo *pa* ang pasensya mo sa akin at
ibabalik ko sa iyo ang lahat!' 30 Pero hindi na ito pumayag
kundi pag-alis ay ipinatapon siya sa loob ng bilangguan
hanggang makapagbayad siya sa anumang pagkaka-utang.
31 At nang makita ng mga kapwa niya alipin ang mga
nangyari, sobra silang nalungkot, kaya't pagpunta sa
panginoon nila ay ikinuwento nilang lahat ang mga nangyari.
32 Kaya naman, pagkatawag sa kanya ng panginoon niya ay
sinabi nito sa kanya, 'Salbahing alipin! Pinatawad kita sa
lahat ng utang na iyon dahil nagmakaawa ka sa akin. 33
Hindi ba't nararapat lang din na maawa ka sa kapwa-alipin
mo kung paanong naawa rin ako *sa iyo*?' 34 Kaya't nang
magalit ang panginoon niya ay pinadakip siya nito sa mga
opisyal ng bilangguan hanggang sa mabayaran niya ng buo
ang pagkaka-utang dito. 35 Ganyan rin ang gagawin sa inyo
ng Ama Kong nasa langit kung hindi niyo patawarin kada

isang kapatid niyo mula sa puso niyo sa mga kasalanan
nila."

### *Tungkol sa Pag-Aasawa*

19 1 At dumating ang panahon nang matapos ni
Jesus sabihin ang mga salitang ito, umalis Siya
mula sa Galilee at pumunta sa loob ng lupain
ng Judea sa kabilang ibayo ng Jordan. 2 At
sinundan Siya ng napakaraming tao at pinagaling Niya sila
roon. 3 At ang mga Pariseo'y lumapit sa Kanya na sinusubok
Siya at nagsasabi sa Kanya kung tama ba sa isang tao na
hiwalayan ang asawa nito batay sa kada akusasyon. 4 Pero
nang sumagot ay sinabi Niya sa kanila, "Hindi niyo *ba*
nabasa na mula sa simula ang gumawa *sa kanila* ay ginawa
silang lalake at babae," 5 At sinabi Niya, "Dahil dito iiwan ng
lalake ang ama at ang ina niya at makikisama sa misis niya
at ang dalawa ay magiging isa nang katawan. 6 Kaya't hindi
na sila dalawa kundi isa nang katawan. Kaya naman, ang
pinagsama ng Diyos ay huwag paghiwalayin ng tao." 7
Sinabi nila sa Kanya, "Bakit naman inutos ni Moises na
magbigay ng kasulatan ng paghihiwalay, at hiwalayan
siya?" 8 Sinabi Niya sa kanila, "Dahil ayon sa katigasan ng
puso niyo kaya pinayagan kayo ni Moises na hiwalayan ang
mga asawa niyo. Pero hindi ginawang ganito mula pa sa
umpisa. 9 Pero sinasabi Ko sa inyo na sinumang hihiwalayan
ang misis niya (maliban kung ang dahilan ay kasalanang
sexual) at magpapakasal sa iba ay nakikiapid. Ang
magpakasal sa hiniwalayang babae ay nakikiapid rin." 10
Sabi sa Kanya ng mga alagad Niya, "Kung ganito *po* ang
kinakaharap ng taong may asawa, mabuti pa *pong* hindi na
mag-asawa!" 11 Pero ang sabi Niya sa kanila, "Hindi
tatanggapin ng lahat ang salitang ito, maliban sa kanilang
pinagkalooban nito. 12 Dahil may mga lalaking kapon na
mula pa sa tiyan ng ina nila na isinilang na ganito, at may
mga lalaking kinapon ng mga tao, pero mayroon *namang*
lalaking kinapon ang kanilang mga sarili alang-alang sa

Kaharian ng Kalangitan. Tanggapin ng may kakayahang tumanggap."

## *Huwag Hadlangang Lumapit kay Jesus ang mga Bata*

**13** Sa puntong iyon ay dinala nila sa Kanya ang mga
maliliit na bata para sana'y mapatungan sila ng mga kamay
Niya at maipanalangin; pero sinaway sila ng mga alagad. **14**
Pero sinabi ni Jesus, "Pabayaan niyo ang mga maliliit na
bata at huwag niyo silang pagbawalang lumapit sa Akin,
dahil nabibilang sa mga tulad nila ang Kaharian ng
Kalangitan." **15** At pagkapatong ng mga kamay sa kanila ay
umalis na Siya roon.

## *Pagsunod kay Jesus – Susi sa Walang Hanggang Buhay*

**16** At biglang may isang lumapit sa Kanya na nagsabi,
"Mabuting Guro, ano *pong* kabutihan ang dapat kong gawin
pa para makamtan ko ang walang hanggang Buhay?" **17**
Pero ang sabi Niya sa kanya, "Bakit mabuti ang tawag mo
sa Akin? Walang mabuti maliban sa nag-iisang Diyos. Pero
kung gusto mong makapasok sa loob ng Buhay,
pakaingatan mong gawin ang mga Kautusan. **18** Sinabi nito
sa Kanya, "Alin *po*?" Sinabi naman ni Jesus na, "'Huwag
kang papatay ng tao, huwag kang makikiapid, huwag kang
magnanakaw, huwag kang magsisinungaling. **19** Parangalan
mo ang tatay at ang nanay mo, at mamahalin mo ang
kapwa mo ng tulad sa sarili. " **20** Sinabi sa Kanya ng batang
lalake, "Lahat ng ito ay nagawa ko na *po* mula pa ng maliit
ako, ano pa *po* ang kulang ko?" **21** Sinabi sa kanya ni Jesus,
"Kung gusto mong *ika'y* maging kumpleto, umalis ka, ibenta
mo ang mga ari-arian *mo*, tsaka magbigay ka sa mga
mahihirap, at magkakaroon ka ng imbak na kayamanan sa
langit. Tapos ay pumarito ka't sumama ka sa Akin." **22** Pero
nang marinig nitong batang lalake ang Salita, umalis siyang
masama ang loob dahil siya'y nagmamay-ari ng

napakaraming ari-arian. 23 Kaya't sinabi ni Jesus sa mga
alagad Niya, "Sinasabi Ko sa inyo *ang* totoo na
mahihirapang pumasok ang isang taong ubod ng yaman sa
loob ng Kaharian ng Kalangitan. 24 At bukod pa rito ay
sinasabi Ko sa inyo *na* mas madali pa sa isang kamelyong
makalusot sa butas ng karayom kaysa sa isang taong ubod
ng yaman na makapasok sa loob ng Kaharian ng Diyos." 25
At sobrang nagulat ang mga alagad Niya nang marinig *iyon*
sabay sabi, "Sino ngayon ang may kakayahang maligtas?"
26 At pagharap ni Jesus ay sinabi sa kanila, "Sa tao, ito ay
imposible, pero sa pamamagitan ng Diyos lahat ay posible."

### *Gantimpala ng Pagsunod kay Jesus*

27 Sa puntong iyon ay sumagot si Pedro *at* sinabi sa
Kanya, "Tignan Niyo *po*, iniwan *po* namin ang lahat at
sumama sa Inyo. Ano *po* ngayon ang mangyayari sa amin?"
28 At sinabi ni Jesus sa kanila, "Sinasabi Ko sa inyo ang totoo
na kapag naluklok na ang Anak ng Tao sa trono ng Kanyang
kadakilaan sa *panahon* ng Panunumbalik ng Lahat, kayong
mga nakasama Ko ay maluluklok rin sa 12 trono para
hatulan niyo ang 12 tribo ng Israel. 29 At kada isang mag-
iwan ng mga bahay, o mga kapatid na lalake, o mga kapatid
na babae, o ama, o ina, o asawa, o mga anak, o mga lupain
alang-alang sa pangalan Ko, ay 100 beses na tatanggap nito,
at magmamana ng walang hanggang Buhay. 30 Pero
maraming una na mahuhuli, at huling mauuna."

### *Talinghaga ng mga Upahang Manggagawa*

20 1 "Dahil ang Kaharian ng Kalangitan ay tulad
sa taong namumuno sa isang sambahayan
na lumabas ng maagang-maaga para umupa
ng mga manggagawa para sa ubasan niya. 2
At nang sumang-ayon *siya* kasama ng mga
manggagawa sa isang denario sa *buong* araw, pinapunta
niya sila doon sa ubasan niya. 3 At paglabas niya ng bandang
alas nuwebe ng umaga, nakita niya ang ilang nakatayo *lang*

na walang ginagawa sa gitna ng plasa. 4 Sinabi niya rin sa
kanila, 'Pumunta rin kayo doon sa ubasan, at ibibigay ko sa
inyo ang anumang nararapat.' At nagpunta nga sila. 5 Ganito
rin *ang* ginawa niya nang muli *siyang* lumabas ng bandang
tanghaling tapat at alas tres ng hapon. 6 Pero bandang alas
singko ng hapon, paglabas *niya* ay nakita niya ang ilang
nakatayo't walang ginagawa, kaya't sinabi niya sa kanila,
'Bakit nakatayo *lang* kayo rito ng buong araw na walang
ginagawa?' 7 Sinabi nila sa kanya, 'Wala *po* kasi sa aming
magbigay ng trabaho.' Sinabi niya sa kanila, 'Pumunta rin
kayo doon sa ubasan at tatanggapin niyo ang anumang
nararapat.' 8 Pero pagsapit ng gabi, sinabi ng may-ari ng
ubasan sa katiwala niya, 'Tawagin mo ang mga
manggagawa at ibigay mo *na* ang kabayaran sa trabaho nila.
Simulan *mo* mula sa pinaka-huli hanggang sa pinaka-una. 9
Kaya't paglapit ng mga pang alas singko ng hapon,
tumanggap ang bawat isa sa kanila ng isang denaryo. 10 At
paglapit ng mga nauna, akala nila na mas marami silang
tatanggapin, pero sila rin ay tumanggap ng tig-iisang
denaryo. 11 At nang tumanggap ay nagreklamo sila laban sa
pinuno ng sambahayan 12 sabay sabing, 'Itong mga nahuli
ay nagtrabaho *lang* ng isang oras at ginawa niyo silang
kapantay *lang* naming nagdanas ng hirap sa araw at sa
initan?' 13 At pagsagot ay sinabi niya sa isa sa kanila,
'Kaibigan, wala akong ginagawang masama *sa iyo*. Hindi
ba't sumangayon ka sa akin sa isang denaryo? 14 Kunin mo
*na* ang *sa iyo* at umalis ka *na*. Pero gusto kong ibigay sa
nahuling ito ang katulad rin ng *sa iyo*. 15 O hindi *ba* tama
lang sa akin na gawin ang gusto ko sa anumang pag-aari
ko? Di kaya ang mata mo ay masama dahil mabait ako?' 16
Kaya't ang mga huli ay mauuna, at ang mga una ay
mahuhuli. Dahil marami ang mga tinawag, pero kakaunti
*lang* ang mga napili."

### *Sinabi ni Jesus sa mga Alagad ang Mangyayari sa Kanya*

17 At pag-akyat ni Jesus sa Jerusalem ay tinipon Niya
ang 12 alagad palayo sa iba sa gitna ng daan, at sinabi sa
kanila, 18 "Pansinin *niyo*, paakyat na tayo sa Jerusalem at
ang Anak ng Tao ay ibibigay sa kamay ng mga pangulo ng
kaparian at mga dalubhasa sa Biblia, at hahatulan nila
Siyang maparusahan ng kamatayan. 19 At ibibigay Siya sa
kamay ng mga dayuhan para paglaruan at latiguhin, tsaka
ipako sa krus. At sa ikatlong araw ay babangon Siya." 20 Sa
puntong iyon ay lumapit sa Kanya ang nanay ng mga anak
ni Zebedeo kasama ang mga lalaking anak nito na
sumasamba at humihingi ng isang bagay mula sa Kanya. 21
At ang sabi Niya rito, "Ano ang gusto mo?" Sinabi nito sa
Kanya, "Marapatin Niyo *po* sanang makaupo ang dalawang
anak ko *pong* ito, isa sa kanan Niyo at isa *naman* sa kaliwa
sa loob ng kaharian Niyo." 22 Pero nang sagutin ni Jesus ay
sinabi Niya, "Hindi niyo alam ang hinihingi niyo. Kaya niyo
*bang* inuman ang basong malapit Ko *nang* inuman at
mailublob sa paglulublob kung saan Ako inilulublob?" Sinabi
nila sa Kanya, "Kaya *po* namin."

### *Paglilingkod ang Daan sa Kadakilaan*

23 At sinabi Niya sa kanila, "Totoong iinuman niyo ang
baso Ko, at mailulublob sa paglulublob kung saan Ako
inilulublob; pero ang pag-upo *niyo* sa kanan Ko at sa kaliwa
Ko ay hindi sa Akin nakasalalay, bagkus ang mga ito'y para
sa mga napaglaanan na ng Ama Ko." 24 At nang marinig *ito*
ng 10, sobra silang nainis doon sa dalawang magkapatid. 25
Pero nang palapitin sila ni Jesus ay sinabi Niya, "Alam niyo
*naman* na ang mga pinuno ng mga bansa ay sapilitang
pinasusunod ang mga *nasasakupan nila*, at ang mga dakila
ang siyang naghahari sa kanila. 26 Pero hindi magiging
ganito sa inyo, kundi sinuman sa inyo ang gustong maging
dakila, dapat siyang maging lingkod niyo. 27 At sinumang sa
inyo ang gustong maging pinuno, dapat siyang maging

alipin niyo. 28 Kung paano ang Anak ng Tao ay hindi
dumating para paglingkuran kundi para maglingkod at
ibigay ang sarili Niya bilang pantubos sa nakararami."

### *Huwag Manghinawang Tumawag kay Jesus*

29 At pagkalabas nila mula sa Jerico, sumunod sa
Kanya ang sangkatutak na tao. 30 At biglang may dalawang
bulag na nakaupo sa tabi ng kalsada na nang marinig na si
Jesus ay naglalakad roon ay pasigaw na sinabi, "Maawa
Kayo sa amin, Panginoon, Anak ni David!" 31 At
pinagsabihan sila ng mga tao na manahimik. Pero lalo lang
silang sumigaw habang sinasabi, "Maawa kayo sa amin,
Panginoon, Anak ni David!" 32 Kaya't napahinto si Jesus,
tinawag sila at sinabi, "Ano ba ang gusto niyong gawin Ko
para sa inyo?" 33 Sinabi nila sa Kanya, "Panginoon, na
mabuksan ang aming mga mata!" 34 At nang maantig ang
damdamin ni Jesus, hinipo Niya ang mga mata nila, at
biglang nakakitang muli ang kanilang mga mata, at sila'y
sumama sa Kanya.

### *Naghanda si Jesus sa Pagpunta Niya sa Jerusalem*

21

1 At nang malapit na sila sa Jerusalem at
nakarating na sa Betfage malapit sa bundok ng
Olibo, nagpadala si Jesus sa puntong iyon ng
dalawang alagad. 2 Sabi sa kanila, "Pagpunta
niyo sa loob ng barangay na nasa harapan niyo,
matatagpuan niyo rin agad ang isang asnong nakatali at
isang bisirong asno na kasama nito. Pag nakalag *niyo* na ay
dalhin niyo *ang mga ito* sa Akin. 3 At kung may magsabi sa
inyo ng anuman, sabihin niyo na may paggagamitan ang
Panginoon sa kanila. Agad niya ring isasauli ang mga ito." 4
Kaya't nangyari *ang* lahat ng ito para matupad ang
naipahayag sa pamamagitan ng propeta na nagsasabing, 5
"Sabihin niyo sa babaing anak ni Sion, 'Pagmasdan mo, ang
Hari mo ay maamong lumalapit sa iyo at nakasakay sa

ibabaw ng isang asno at isang bisirong anak ng asno." 6
Kaya't umalis ang mga alagad, at ginawa ang ayon sa inutos
sa kanila ni Jesus.

## *Ang Pagdating ng Hari*

7 Dinala nila ang asno at ang bisirong asno, tsaka
inilagay sa ibabaw ng mga ito ang mga balabal nila, at
naupo Siya sa ibabaw ng mga ito. 8 At ang karamihan ng
mga tao ay naglatag ng kanilang mga balabal sa ibabaw ng
kalsada, ang iba naman ay pinagpuputol *ang* mga sanga
mula sa mga puno at nilagay *ang mga ito* sa ibabaw ng
kalsada. 9 At ang mga tao na nasa unahan pati ang mga
sumusunod ay pasigaw na sinasabi, "Mabuhay ang Anak ni
David! Purihin ang paparating sa pangalan ng Panginoon!
Mabuhay sa Kataas-taasan!" 10 At pagpasok Niya sa loob ng
Jerusalem, nagkagulo ang buong lungsod. Sabi nila, "Sino
ba ito?" 11 At sinabi ng mga tao, "Ito ay si Jesus ang propeta
na mula sa Nazaret sa Galilee." 12 At pumasok si Jesus sa
loob ng templo ng Diyos at pinaalis lahat ng mga nagtitinda
at bumibili sa loob ng templo, at tinaob Niya ang mga
lamesa ng mga nagpapalit ng pera, pati ang mga upuan ng
mga nagtitinda ng mga kalapati. 13 At sinabi Niya sa kanila,
"Ito ang nakasulat, 'Ang bahay Ko ay tatawaging bahay-
panalanginan,' pero ginawa niyo itong lungga ng mga
mandarambong!" 14 At lumapit sa kanya ang mga bulag at
mga pilay sa loob ng templo at pinagaling Niya sila.

## *Ipinagtanggol ni Jesus ang mga Nagdiriwang sa Diyos*

15 Pero nang makita ng mga pangulo ng kaparian at
ng mga dalubhasa sa Biblia ang mga himala na Kanyang
ginawa at ang mga batang nagsisigawan sa loob ng templo,
at nagsasabing, "Mabuhay ang Anak ni David," nainis sila 16
at sinabi sa Kanya, "Naririnig Mo *ba* ang sinasabi ng mga
ito?" At ang sabi ni Jesus sa kanila, "Oo naman. Hindi niyo
*ba* kailanman nabasa na mula sa bibig ng mga bata at mga

pasusuhin ay ginawa Mong sakdal ang papuri?" 17 At nang
iwanan sila ay nagpunta Siya sa labas ng lungsod papunta
ng Betanya, at nagpalipas roon ng gabi. 18 At kinaumagahan,
pagbalik Niya sa loob ng lungsod, nagutom Siya. 19 At
pagkakita sa isang puno ng igos sa tabi ng daan, lumakad
Siya papunta rito pero wala ritong natagpuan kundi mga
dahon lamang. At sinabi Niya rito, "Hindi ka na kailanman
magkaka bunga." At biglang natuyo ang puno ng igos. 20 At
nagtaka ang mga alagad nang masaksihan *ito*. Sabi *nila*,
"Paanong biglang natuyo ang puno ng igos?"

### *Kapangyarihan ng Pananalig*

21 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, kung mayroon kayong pananalig at hindi
nag-aalinlangan, hindi lang itong sa puno ng igos ang
magagawa niyo. Sa halip, kahit pa sabihin niyo sa bundok
na ito, 'Matanggal ka at mapunta sa gitna ng dagat,'
mangyayari iyon. 22 At lahat ng bagay ay tatanggapin niyo,
kapag nananalig kayo *at* hiniling niyo sa pamamagitan ng
panalangin."

### *Sinagot ni Jesus ang mga Tumutuligsa sa Kanya*

23 At pagdating Niya sa loob ng Templo, habang
nagtuturo *Siya*, lumapit sa Kaniya ang mga pangulo ng
kaparian at ang mga matatandang pinuno ng bayan na
nagsabing, "Sa kaninong kapangyarihan Mo ginagawa ang
mga ito? At sino ang nagbigay sa iyo ng kapangyarihang
ito?" 24 At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa kanila, "Tatanungin
Ko rin kayo *tungkol* sa isang paksa na kung sasabihin niyo
sa Akin, sasabihin Ko rin sa inyo sa kaninong kapangyarihan
Ko ginagawa ang mga ito. 25 Ang paglulublob ni Juan, mula
ito saan? Mula sa langit o mula sa mga tao?" Pero
nagdiskusyon ang mga ito sa kani-kanilang mga sarili na
nagsasabi, "Kung sasabihin nating mula sa langit, sasabihin
*naman* Niya sa atin, 'Kung gayon, anung dahilan bakit hindi
niyo siya pinaniwalaan?' 26 Pero kung sasabihin *naman* natin

na mula sa mga tao, takot *lang* natin sa taong bayan, dahil lahat ay tinuturing si Juan bilang propeta!"
**27** At nang sagutin si Jesus ay sinabi nila, "Hindi namin alam." Sinabi rin Niya sa kanila, "Hindi Ko rin sasabihin sa inyo kung kaninong kapangyarihan ginagawa Ko ang mga bagay na ito.

### *Sumunod Gamit ang Puso, Hindi Nguso*

**28** Pero ano sa palagay niyo sa isang taong may
dalawang anak na paglapit sa una ay sinabi, 'Anak, umalis
ka ngayong araw *at* magtrabaho ka roon sa ubasan ko.'
**29**
Pero nang sumagot *ito* ay sinabi, 'Ayoko.' Pero pagkatapos
magsisi, nagpunta ito.
**30** At paglapit sa pangalawa ay gayun
din *ang* sinabi niya. At nang sumagot ito ay sinabi, *'Punta
po* ko, Panginoon!' Pero hindi ito nagpunta.
**31** Alin sa dalawa
ang tumupad sa kagustuhan ng Ama?" Sinabi nila sa Kanya, "Ang nauna *po*." Sabi sa kanila ni Jesus, "Sinasabi Ko sa inyo ang totoo na ang mga kolektor ng buwis at ang mga babaing bayaran ay mauuna pa sa inyong makapasok sa
loob ng Kaharian ng Diyos.
**32** Dahil dumating sa inyo si Juan
sa pamamagitan ng landas ng katuwiran, at hindi niyo siya pinaniwalaan, pero ang mga kolektor ng buwis at ang mga babaing bayaran ay naniwala sa kanya. Pero pagkatapos niyong masaksihan *ito* ay di pa *rin* kayo nagbago ng isip para paniwalaan siya.

### *Talinghaga ng Taong May Ari ng Ubasan*

**33** Makinig kayo sa isa pang talinghaga. May isang tao
na siyang pinuno ng sambahayan na nagtanim ng ubasan. Pagtapos ay naglagay siya rito ng bakod, tsaka naghukay ng pigaan ng ubas sa gitna nito. Nagtayo rin siya ng tore at pinagkatiwala ito sa mga manggagawa ng ubasan, sabay
alis ng bansa.
**34** At nang papalapit na ang tamang panahon
*para anihin* ang mga bunga, nagpadala siya ng *mga* alipin niya papunta sa mga nangangasiwa ng ubasan para kunin
ang *mga* ani niya.
**35** At nang patuluyin ng mga katiwala sa
ubasan ang mga alipin niya, inupakan nila ang isa, ang isa

naman ay pinatay nila, at ang isa ay pinagbabato. **36** Muli
siyang nagpadala ng iba pang mga alipin, mas marami pa
sa nauna, at parehas rin ang ginawa ng mga ito sa kanila.
**37** At sa bandang huli ay pinadala niya sa kanila ang anak
niya na nagsabing, 'Mahihiya sila sa anak ko.' **38** Pero ng
makita ng mga katiwala ng ubasan ang anak, sinabi nila sa
kanilang mga sarili, 'Ito ang siyang tagapagmana. Halikayo!
Patayin natin siya nang sa gayun ay mapasa atin ang mana
niya.' **39** At pagkadakip sa kanya ay kanilang itinaboy sa
labas ng ubasan tsaka nila pinatay. **40** Kaya naman, pag
dumating na ang may-ari ng ubasan, ano kaya ang gagawin
niya sa mga katiwalang iyon?" **41** Sabi nila sa Kanya, "Walang
pakundangan niyang papatayin ang mga salbahing iyon, at
ipagkakaloob niya ang ubasan sa ibang katiwala na
magbabalik sa kanya ng mga bunga pagdating ng
kapanahunan ng mga ito."

### *Binaliwala ng mga Pinuno ng Simbahan si Jesus*

**42** Sabi sa kanila ni Jesus, "Hindi niyo *ba* kailanman
nabasa ang nakapaloob sa Biblia, 'Ang batong di tinanggap
ng mga nagtatayo ng gusali, ito ang Siyang naging
pangunahing panulukan. Ito ay nagmula sa Panginoon, at
ito'y kahanga-hanga sa ating paningin!' **43** Dahil dito sinasabi
Ko sa inyo na kukunin mula sa inyo ang Kaharian ng Diyos,
at ipagkakaloob sa mga dayuhan na magbibigay ng mga
bunga nito. **44** At ang mahulog sa ibabaw ng batong ito ay
magkakadurog-durog, at mapupulbos ang sinumang
mabagsakan nito sa ibabaw." **45** At nang marining ng mga
pangulo ng kaparian at ng mga Pariseo ang mga talinghaga
Niya, naunawaan nila na nagsasalita Siya patungkol sa
kanila. **46** Pero nang tangkain *nilang* dakipin Siya, natakot
sila sa taong bayan dahil tinuturing nila Siya bilang isang
propeta.

### *Talinghaga ng Kasalan*

**22** **1** At pagsagot ni Jesus muli Siyang nagsalita sa
kanila sa pamamagitan ng talinghaga na

nagsabing, 2 "Ang Kaharian ng Kalangitan ay tulad sa isang
taong may kaharian na naghanda ng isang kasalan para sa
anak niyang lalake. 3 At nagpadala siya ng mga alipin niya
para tawagin ang mga naimbitahan doon sa kasalan, pero
hindi nila gustong pumunta. 4 Muli pa siyang nagpadala ng
iba pang mga alipin *at* nagbilin, 'Sabihin niyo sa mga
imbitado, Tignan *niyo*, hinanda ko na ang kakainin natin:
kinatay na ang mga baka at ang mga pinatabang hayop ko
at lahat ng bagay *ay* handa na. Tara na, punta na kayo dito
sa kasalan! ' 5 Pero matapos *nilang* baliwalain iyon ay nag-
alisan *na* sila, ang isa'y nagpunta sa kanyang bukid, ang isa
nama'y doon sa tindahan niya. 6 Ang naiwan nama'y
sinunggaban ang mga alipin niya, binastos sila, at saka
pinatay. 7 At nang marinig *iyon* ng hari, nagalit siya. Matapos
ipadala ang mga sundalo niya, nilupig niya ang mga
mamamatay taong iyon, at sinilaban ang lungsod nila. 8
Tapos sinabi niya sa mga alipin niya, 'Totoong ang kasalan
ay handa na, pero ang mga naimbitahan ay hindi karapat-
dapat. 9 Kaya't pumunta kayo sa gitna ng hangganan ng
mga malalaking kalsada at imbitahan niyong pumunta sa
kasalan gaano man karaming makita niyo. ' 10 At nang
pumunta ang mga alipin na ito sa gitna ng mga malalaking
kalsada, dinala nila ang lahat ng nakita nila gaano man
karami, ang masasama pati na rin ang mabubuti, kaya't
napuno ng mga bisita ang kasalan. 11 At nang dumating ang
hari para tignan ang mga panauhin, nakita niya roon ang
isang taong hindi nagsuot ng damit pangkasal. 12 Kaya't
sinabi niya rito, 'Kaibigan, paano ka nakapasok dito nang
hindi *man lang* nakadamit pangkasal? ' At hindi na ito
makasagot. 13 Pagkatapos ay sinabi ng hari sa mga lingkod,
'Pag natalian na ang mga paa at mga kamay niya, kunin
niyo siya, at itapon niyo sa gitna ng kadiliman sa labas.
Magkakaroon doon ng iyakan at ng pagngangalit ng ngipin.
14 Dahil marami ang mga tinawag, pero kakaunti ang mga
pinili."

## *Sinubukan ng mga Pinuno ng Simbahang Pabagsakin si Jesus*

15 Matapos umalis ng mga Pariseo, nagsagawa sila
ng pagpupulong kung paano nila Siya mahuhuli sa gitna ng
pagsasalita. 16 At nagpadala sila sa Kanya ng mga alagad
nila kasama ang mga opisyal ni Herodes. Sabi *nila*, "Guro,
alam *po* namin na totoo *po* Kayo at nagtuturo sa paraan ng
Diyos sa pamamagitan ng katotohanan, at wala Kayong
pakialam kanino man, dahil di Kayo tumitingin sa panlabas
na katangian ng mga tao. 17 Kaya naman, sabihin Niyo *po*
sa amin, *kung* ano sa palagay Niyo, dapat bang magbigay
ng buwis sa Emperador o hindi? 18 Pero nang malaman ni
Jesus ang kasamaan nila, sinabi Niya, "Mga ipokrito, bakit
niyo Ako sinusubukan? 19 Ipakita niyo sa Akin ang pambayad
ng buwis." At inabot nila sa Kanya ang isang denaryo. 20 At
sinabi Niya sa kanila, "Kaninong larawan at titulo ang
*nakalagay* dito?" 21 Sinabi nila sa Kanya, "sa Emperador."
Pagtapos ay sinabi Niya sa kanila, "Ibalik niyo sa Emperador,
kung ganoon, ang mga bagay na *para* sa Emperador, at ang
sa Diyos iyong mga bagay na sa Diyos." 22 At namangha sila
nang marinig, pagtapos ay iniwan nila Siya't umalis.

## *Aral Tungkol sa Buhay na Darating*

23 Nang araw na iyon, pinuntahan Siya ng mga
Saduseo na nagsasabi na hindi magbabangon ang mga
patay. Tinanong rin nila Siya 24 na nagsabing, "Guro, sinabi
ni Moises na kung *may* isang mamatay na walang anak,
pakakasalan ng kapatid niya ang asawa niya at siyang
magtataguyod ng binhi para sa kapatid niya. 25 Mayroon ring
kasama namin na pito *pang* lalaking kapatid; pero namatay
ang unang kinasal na walang binhi, kaya't iniwan niya ang
kanyang asawa sa kapatid niya. 26 Ganito rin ang *nangyari*
sa pangalawa, pati na sa pangatlo hanggang sa ikapito. 27
At pagkatapos ng lahat ng ito, namatay rin ang asawang
babae. 28 Samakatuwid, sa panahon ng pagbabangon ng
mga patay, sino *kaya* mula roon sa pito *ang*

mapapangasawa niya, dahil siya'y napasa kanilang lahat?"
29 At nang sumagot si Jesus ay sinabi Niya sa kanila,
"Nagkakamali kayo, *dahil* hindi niyo nauunawaan ang Biblia
ni ang kapangyarihan ng Diyos. 30 Dahil sa panahon ng
pagbangon ng mga patay, hindi *na* sila ikakasal ni ibibigay
para makasal, pero magiging tulad *na* sila sa mga anghel
ng Diyos sa langit. 31 At tungkol *naman* sa pagbangon ng
mga patay, hindi niyo *ba* nabasa ang pinahayag sa inyo sa
ilalim ng Diyos na sinasabi, 32 'Ako ang Diyos ni Abraham, at
ang Diyos ni Isaac, at ang Diyos ni Jacob?' Ang Diyos ay
hindi Diyos ng mga patay, kundi ng mga nabubuhay." 33 At
nang marinig *ito* ng mga tao, namangha sila tungkol sa
doktrina Niya. 34 Pero nang marinig ng mga Pariseo na
napatahimik Niya ang mga Saduseo, nagpulong sila tungkol
sa bagay na ito.

### *Ang Dakilang Utos*

35 Pagkatapos, nagtanong ang isa sa kanila, isang
abugado, para subukin Siya. At sinabi *nito*, 36 "Guro, aling
utos na nasa Batas ang dakila?" 37 At sinabi ni Jesus sa
kanya, "Mamahalin mo ang Panginoon mong Diyos ng
buong puso mo, at ng buong buhay mo, at ng buong
kaisipan mo. 38 Ito ang siyang una at dakilang utos. 39 At ang
pangalawa ay tulad nito, 'Mamahalin mo ang kapwa mo
gaya ng sarili mo.' 40 Sa dalawang utos na ito nakatali ang
kabuuang Batas, at ang mga Propeta. 41 Pero habang
nagkakatipon ang mga Pariseo, tinanong sila ni Jesus 42 na
nagsabing, "Ano ang masasabi niyo tungkol sa Kristo?
Kanino *ba* Siyang anak?" Sabi nila sa Kanya, "Kay David." 43
Sinabi Niya sa kanila, "Kung gayon, paanong nangyari na
tinatawag Siya ni David na 'Panginoon' sa pamamagitan ng
Espiritu na nagsabing, 44 'Sinabi ng Panginoon sa Panginoon
ko, Umupo Ka sa kanan Ko hanggang sa gawin Kong apakan
ng mga paa Mo ang mga kalaban Mo.' 45 Kaya't kung
tinatawag Siyang 'Panginoon' ni David, paano Siya nito
magiging anak?" 46 Pero walang nakasagot, *ni* isang salita,

sa Kanya, at wala nang kahit isang nagtangkang magtanong
sa Kanya mula nang araw na iyon.

### *Tinuligsa ni Jesus ang mga Masasamang Pinuno*

23

1 Kaya't nagsalita si Jesus sa taumbayan at sa
mga alagad Niya 2 na nagsabing, "Ang mga
dalubhasa sa Biblia at ang mga Pariseo ang
siyang nakaupo sa puwesto ni Moises. 3 Kaya
lahat ng bagay na sabihin nila sa inyong gawin,
gaano man karami, ay tuparin niyo at sundin. Pero huwag
kayong mamuhay batay sa mga gawain nila, dahil nag-
uutos sila pero hindi nila *iyon* ginagawa. 4 Dahil nagtatali sila
ng mga mabibigat na dalahin na napakahirap bitbitin tapos
ay inilalagay nila sa ibabaw ng balikat ng mga tao, pero
kahit na daliri *man lang* nila ay wala silang intensyong
galawin ang mga ito. 5 At lahat ng mga aksyon nila ay
ginagawa nila para makita ito ng mga tao. Ginagawa rin
nilang malapad ang kanilang mga anting-anting at
pinalalapad nila ang mga laylayan ng mga damit nila, 6 At
bukod pa dyan, gustong-gusto nila ang mga mahahalagang
puwesto sa gitna ng mga handaan at ang mga pangunahing
mga upuan sa loob ng mga simbahan, 7 at saka ang mga
pagpapakilala *sa kanila* sa gitna ng mga malalaking
pagtitipon, at pagka tinatawag *sila* ng mga taong, 'Dakilang
guro, dakilang guro! '

### *Magkakapatid ang Maging Turingan Niyo*

8 Pero huwag kayong papatawag na 'Dakilang Guro'
dahil iisa ang inyong tagapagturo, ang Kristo, at lahat kayo
ay magkakapatid. 9 At huwag niyo tatawaging Ama *ang
sinuman* sa inyo sa ibabaw ng lupa, dahil ang Ama niyo ay
nag-iisa - *Siya* na nasa kalangitan. 10 Ni huwag kayong
patawag na mga tagapagturo dahil nag-iisa ang inyong
guro, ang Kristo. 11 Pero ang mas dakila sa inyo ang siyang
magiging lingkod niyo. 12 Bukod pa rito, sinuman ang

magtataas ng kanyang sarili ay ibababa, at sinuman ang
magbababa sa kanyang sarili ay itataas. **13** Lagot kayong
mga dalubhasa sa Biblia at mga Pariseo, mga ipokrito!
Anupat kinakandaduhan niyo ang Kaharian ng Kalangitan sa
paningin ng mga tao. Dahil kayo mismo ay hindi makapasok,
hindi niyo rin hinahayaang makapasok ang mga pumapasok
*dito*. **14** Pero lagot kayong mga dalubhasa sa Biblia at mga
Pariseo, mga ipokrito! Dahil nilalamon niyo ang bahay ng
mga biyuda, at sa *inyong* pagpapanggap ay nananalangin
ng pagkahaba-haba. Dahil rito ay tatanggap kayo ng sobra-
sobrang kaparusahan. **15** Lagot kayong mga dalubhasa sa
Biblia at mga Pariseo, mga ipokrito! Dahil nagpupunta kayo
sa dagat at sa mga disyerto para makagawa ng isang
bagong tagasunod. At pag nangyari na ito, ginagawa niyo
siyang dalawang patong na mas kampon ng impiyerno
kaysa sa inyo. **16** Lagot kayong mga bulag na taga-akay na
nagsasabing, 'Sinumang nangako sa loob ng templo, iyon
ay wala lang; pero ang sinumang nangako sa harap ng ginto
ng templo ay may pananagutan.' **17** Mga hangal at mga
bulag! Dahil ano *ba* ang mas dakila, ang ginto o ang templo
na nagpapabanal sa ginto? **18** At ito pa, 'Ang sinumang
nangako sa harap ng altar, iyon ay wala lang; pero ang
sinumang nangako sa harap ng handog na nakapatong roon
ay may pananagutan.' **19** Mga hangal at mga bulag! Dahil
ano *ba* ang mas dakila, ang handog o ang altar na
nagpapabanal sa handog? **20** Kaya't ang mangako sa harap
ng altar ay nangangako sa harap nito at sa lahat ng mga
nakapatong rito. **21** At ang nangako sa harap ng templo ay
nangangako sa harap nito at sa harap ng Nananahan dito.

### *Huwag Pabayaan ang Katarungan, Kahabagan at Katapatan*

**22** At ang nangako sa langit ay nangangako sa trono
ng Diyos at sa nakaupo sa ibabaw nito. **23** Lagot kayong mga
dalubhasa sa Biblia at mga Pariseo, mga ipokrito! Sa
dahilang nagbabayad kayo ng mga ikapo ng minta, pati ng
anis, at ng komino, pero pinabayaan niyo naman ang mas

matitimbang *na bagay* sa Batas: ang katarungan, at ang
kahabagan, at ang pananalig. Kinakailangang magawa ang
mga ito nang di rin pinababayaan ang mga nauna. 24 Mga
bulag na taga-akay na nagsasala ng niknik *mula sa inumin*,
pero lumulunok naman ng kamelyo!

### *Mga Pinunong Bulag*

25 Lagot kayong mga dalubhasa sa Biblia at mga
Pariseo, mga ipokrito! Sa dahilang nililinis niyo ang labas ng
baso at ng pinggan, pero sa kaloob-looban, punung-puno
kayo ng pagnanakaw at kawalang disiplina. 26 Pariseong
bulag, linisin mo muna ang loob ng baso at ng pinggan para
maging malinis rin ang labas ng mga ito. 27 Lagot kayong
mga dalubhasa sa Biblia at mga Pariseo, mga ipokrito! Dahil
para kayong mga pinaputing nitso na talaga namang
nagniningning *ang* panlabas na kagandahan, pero sa loob
nito ay puro mga kalansay ng namatay, at lahat na ng klase
ng karumihan. 28 Katulad niyo rin, sa panlabas ay talaga
namang nagpapakita sa mga tao na matutuwid, pero sa
kalooban ay punong-puno kayo ng pagkukunwari at
kawalang respeto sa Batas ng Diyos. 29 Lagot kayong mga
dalubhasa sa Biblia at mga Pariseo! Mga ipokrito! Sa
dahilang nagpapatayo kayo ng mga puntod ng mga propeta
at pinagaganda niyo *pa* ang nitso ng mga matutuwid 30
tapos sinasabi niyo, 'Kung kami *lang* ay nabuhay noong
panahon ng mga ninuno namin, hindi kami malamang na
kasali sa kanila sa pagpapadanak sa dugo ng mga propeta.'
31 Sa ganitong paraan, pinatutunayan niyo sa inyong mga
sarili na mga anak kayo ng mga pumatay sa mga propeta!
32 Kaya't kayo, punuin niyo na ang hangganan *ng kasamaan*
ng mga ama niyo! 33 Mga ahas, mga anak ng ulupong!
Paano kayo makakatakas mula sa parusa ng impiyerno? 34
Dahil *nga* rito, tignan mo, pinadadala Ko sa inyo ang mga
propeta, pati na ang mga marurunong at mga mangangaral,
pero papatayin niyo ang ilan sa kanila, at ipapako sa krus,
at ang ilan sa kanila ay hahambalusin niyo sa loob ng mga
simbahan niyo at uusigin niyo sa kada lungsod. 35 Nang sa

gayon ay mapunta sa inyo ang lahat ng dugong matuwid
na nabubuhos sa ibabaw ng daigdig, mula sa dugo ni Abel
na matuwid hanggang sa dugo ni Zakarias na anak ni
Barakias na pinaslang niyo sa pagitan ng templo at ng altar.

### *Darating ang Kaparusahan sa mga Masasamang Pinuno*

**36** Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, lahat *ng parusa para*
sa mga iyon ay ipapataw sa henerasyong ito. **37** Jerusalem,
Jerusalem! *Ikaw* na namamaslang ng mga propeta at
nambabato sa mga pinadala sa iyo! Gaano kadalas Kong
ginusto na pagsama-samahin ang mga anak mo *sa iyo* kung
paanong pinagsasama ng inahing manok ang mga sisiw nito
sa ilalim ng *kanyang* mga pakpak, pero ayaw mo! **38** Tignan
mo, iiwan *sa iyo* ang bahay mo na walang kalaman-laman.
**39** Dahil sinasabi Ko sa inyo, hinding hindi niyo nako makikita
mula ngayon hanggang sa sabihin niyo, 'Purihin ang
dumarating sa pangalan ng Panginoon! "

### *Ang Mga Huling Araw*

**24**

**1** At paglabas ni Jesus ay umalis na Siya
palayo sa templo, pero lumapit sa kanya ang
mga alagad Niya para ipakita sa Kanya ang
pagkakayari sa templo. **2** Pero sinabi ni Jesus
sa kanila, "Diba't nakikita niyo ang lahat ng ito? Sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, walang maiiwan ditong bato sa ibabaw
ng *isa pang* bato na hinding-hindi ibababagsak." **3** At habang
Siya'y nakaupo sa taas ng bundok ng Olibo, nagpunta sa
Kanya ang mga alagad na lingid sa iba sabay sabi, "Sabihin
Niyo *po* sa amin *kung* kailan mangyayari ang mga bagay na
ito, at ano *po* ang senyales ng pagbabalik Niyo pati na ang
pagtatapos ng panahon." **4** At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa
kanila, "Magmasid kayo ng mabuti nang di kayo malinlang
ninuman. **5** Dahil maraming darating gamit ang pangalan Ko
na magsasabi, 'Ako ang Kristo, ’at marami silang malilinlang.

## *Digmaan, Taggutom, Lindol, Peste*

**6** Mangyayari din na maririnig niyo ang *tungkol sa*
mga digmaan, at bali-balita ng mga digmaan. Sikapin niyo
na di kayo matakot dahil kailangang mangyari ang lahat ng
ito, pero hindi pa iyon ang wakas. **7** Dahil may bansang
maninindigan laban sa bansa, at kaharian laban sa kaharian;
at magkakaroon ng mga taggutom, at mga peste, pati na
mga lindol sa iba't ibang lugar. **8** Pero lahat ng mga ito ay
simula *palang* ng mga kahirapan. **9** Tapos ay dadakipin nila
kayo para pahirapan, at papatayin nila kayo. Kakamuhian
rin kayo ng lahat ng mga bansa dahil sa pangalan Ko. **10** At
sa puntong iyon, marami ang babaliktad at ipagkakanulo
ang isa't isa, at mamumuhi sa isa't isa. **11** At maraming
pekeng propeta ang magsusulputan, at ililigaw nila ang
marami. **12** At dahil sa paglaganap ng kasamaan, lalamig ang
pag-ibig ng marami. **13** Pero ang manatili hanggang sa
katapusan, ito ang maliligtas.

## *Proklamasyon ng Masayang Balita sa Buong Mundo*

**14** At ipoproklama ang masayang balitang ito ng
Kaharian sa buong mundo bilang patotoo sa lahat ng bansa,
at pagkatapos nito ay darating na ang wakas. **15** Kaya't
kapag nakita niyo *na* ang Kasuklam-suklam ng Pananalanta,
na ipinahayag sa pamamagitan ni propetang Daniel, na
nakatayo sa gitna ng Banal na Lugar (unawain ng
bumabasa), **16** Sa puntong iyon, dapat na lumikas papunta
sa kabundukan ang mga nasa Judea. **17** Huwag nang
bumaba ang nasa ibabaw ng bubungan para kunin ang
anumang mula sa bahay niya. **18** At huwag nang umuwi
pabalik ang nasa bukid para kunin ang kanyang mga damit.

## *Matinding Kahirapan*

**20** Kaya't manalangin kayo na di mangyari ang
paglikas niyo sa panahon ng taglamig o sa Araw ng

Pamamahinga: 21 Dahil magkakaroon sa panahong iyon ng
matinding kahirapan na di pa nangyari mula ng magsimula
ang daigdig hanggang ngayon, ni hinding-hindi *na*
mangyayari pa. 22 At kung hindi pinaigsi ang mga araw na
iyon, baka wala ni isang taong matira. Pero alang-alang sa
mga pinili, paiigsiin ang mga araw na iyon. 23 Sa mga
panahong iyon, kung may magsabi sa inyo, 'Tignan mo,
nandito ang Kristo! 'o, 'Nandoon! 'huwag kayong maniwala.
24 Dahil magsusulputan ang mga pekeng Kristo, at mga
pekeng propeta, at magpapakita ng mga dakilang tanda at
himala para sa ganoon ay tangayin, kung pwede lang, pati
*na* ang mga pinili. 25 Tignan niyo, sinabi Ko na sa inyo bago
pa mangyari! 26 Kaya't kung sabihin nila sa inyo, "Tignan mo,
nandoon Siya sa liblib na lugar! 'Huwag kayong pupunta *o*
'Tignan mo, nandoon sa mga tagong kuwarto,' huwag
kayong maniwala. 27 Dahil kung paano ang kidlat ay
lumilitaw galing sa silangan at nakikita hanggang sa
kanluran, ganoon rin *naman* ang magiging pagdating ng
Anak ng Tao. 28 Dahil kung nasaan may nabubulok na
bangkay, doon magkukumpulan ang mga agila. 29 Pero
agad-agad pagkatapos ng matinding kalamidad sa mga
araw na iyon, ang araw ay magdidilim at di *na* magbibigay
ng kanyang liwanag ang buwan, at malalaglag ang mga
bituwin mula sa langit, at ang mga kapangyarihan ng
kalangitan ay mayayanig.

## *Pagbabalik ng Anak ng Tao Mula sa Kalangitan*

30 At sa puntong iyon ay makikita ang senyales ng
Anak ng Tao sa gitna ng langit, at pagtapos ay mag-iiyakan
ang lahat ng bansa sa kalupaan, at makikita nila ang Anak
ng Taong dumarating sakay ng kaulapan ng langit ng may
kapangyarihan at matinding kaluwalhatian. 31 At ipadadala
Niya ang mga anghel Niya kasabay ng malakas na tunog ng
trumpeta, at titipunin nila ang mga pinili Niya mula sa apat
*na direksyon* ng hangin, mula sa pinakarurok ng kalangitan
hanggang sa kasulok-sulukan ng mga ito. 32 Ngayon, matuto
kayo mula sa talinghaga ng puno ng igos. Pagka ang sanga

nito ay naging malambot na at sumisibol na ang mga dahon,
alam niyo na malapit na ang tag-araw. **33** Gayun din naman
kayo, pag *nakita niyo na* ang lahat ng ito, alam niyong ito'y
malapit na, nasa tabi *lang* ng mga pinto. **34** Sinasabi Ko sa
inyo ang totoo, hinding-hindi lilipas ang henerasyong iyon
hanggang sa lahat ng bagay na ito ay mangyari. **35**
Maglalaho ang langit at ang daigdig, pero hinding-hindi
maglalaho ang mga salita Ko.

### *Walang Nakakaalam Kung Kailan ang Katapusan*

**36** Pero walang nakakaalam kung anong araw at sa
anong oras iyon, kahit na ang mga anghel sa kalangitan,
kundi ang Ama Ko lang. **37** Pero tulad sa panahon ni Noe,
gayun din naman ang mangyayari sa pagdating ng Anak ng
Tao. **38** Dahil tulad sa nangyari sa kalagitnaan ng mga araw
bago ang delubyo, may nagkakainan, at nag-iinuman, may
nagpapakasal at ipinapakasal, hanggang sa araw na
pumasok si Noe sa loob ng Arko, **39** at wala silang kaalam-
alam hangggang sa dumating na ang delubyo at tinanggay
silang lahat. Ganito rin ang mangyayari sa pagdating ng
Anak ng Tao. **40** Mangyayari sa panahong iyon *na* may
dalawang nasa gitna ng bukid, ang isa'y kukunin at ang isa
*naman* ay maiiwan. **41** Dalawang babae ang nagtatrabaho sa
loob ng gilingan, kukunin ang isa at iiwan ang isa,

### *Magbantay at Maging Handa Kayo*

**42** Kaya naman, magbantay kayo dahil hindi niyo
alam kung anong oras ang Panginoon niyo darating. **43** Pero
unawain niyo ito, na kung alam *lang* ng pinuno ng tahanan
kung anong oras sa gabi sumasalakay ang magnanakaw, di
sana'y nagbantay siya at hindi sana nahayaang mapasok
ang bahay niya. **44** Dahil dito, maging handa rin kayo, dahil
darating ang Anak ng Tao sa oras na hindi ninyo inaasahan.
**45** Sino ngayon ang siyang matapat at matalinong alipin na
inatasan ng panginoon niyang mamuno sa sambahayan

niya, para bigyan ang mga ito ng pagkain sa takdang
panahon? **46** Mapalad ang aliping iyon na pagdating ng
Panginoon niya ay makita siyang ginagawa ito. **47** Sinasabi
Ko sa inyo ang totoo na ipagkakatiwala niya rito ang lahat
ng mga ari-arian niya. **48** Kung sakaling masama ang aliping
ito at sabihin niya sa loob ng puso niya, "Matatagalan pa
ang pagdating ng panginoon ko, **49** at simulan niyang
abusuhin ang kapwa alipin, tapos ay kumain at makipag-
inuman kasama ng mga lasinggero, **50** darating ang
panginoon ng aliping ito sa araw na hindi niya inaasahan,
at sa oras na wala siyang kamalay-malay. **51** Pagkatapos ay
hahatiin siya nito sa gitna at ibibigay sa kanya ang nararapat
sa kanya kasama ng mga mapagpanggap. Doo'y
magkakaroon ng iyakan at ng pagngangalit ng mga ngipin.

### *Talinghaga ng mga Matatalino at mga Mangmang na Birhen*

# 25

**1** Kaya naman, maitutulad ang Kaharian ng
Kalangitan sa 10 birheng babae na pagkakuha
sa kanilang ilawan ay umalis para salubungin
ang lalaking ikakasal. **2** Pero lima sa kanila ay
matalino at ang lima *naman* ay mangmang. **3**
Pagkuha ng mga mangmang sa ilawan nila, hindi sila
kumuha ng langis kasama ng mga ito. **4** Pero ang mga
matatalino ay naglagay ng langis sa loob ng kanilang mga
lalagyan kasama ng mga ilawan nila. **5** At sa paghahantay
nila sa lalaking ikakasal, inantok silang lahat at nakatulog. **6**
Pero sa kalagitnaan ng gabi ay naglabas ng panawagan,
'Tignan *niyo*, parating na ang lalaking ikakasal! Lumakad
kayo para salubungin siya. ’**7** Kaya't bumangon ang lahat ng
birheng iyon, at inayos na nila ang mga ilawan nila. **8** Pero
sinabi ng mga mangmang sa mga matatalino, 'Bigyan niyo
*naman* kami mula sa inyong langis, aandap-andap na kasi
ang ilawan namin! ’**9** Pero pagsagot ng mga matatalino ay
sinabi nila, 'Baka hindi na 'to magkasya sa amin at sa inyo!
Kaya mas magandang puntahan niyo *na lang* yung mga
nagtitinda at bumili kayo ng para sa inyo. ’**10** Pero habang

papaalis sila para bumili, dumating ang lalaking ikakasal at
pumasok kasama niya iyong mga nag-aabang sa loob ng
lugar ng kasalan. At sinara *na* ang pinto. **11** At pagtapos ay
dumating na rin ang iba pang mga birheng babae na
nagsabing, 'Panginoon, panginoon, pagbuksan niyo *po*
kami! ' **12** Pero pagkasagot ay sinabi niya, 'Sinasabi ko sa inyo
ang totoo, hindi ko kayo kilala. ' **13** Kaya naman, maging
handa kayo lagi dahil hindi niyo alam ang araw ni ang oras
kung kailan darating ang Anak ng Tao.

## *Talinghaga ng mga Lingkod na Pinagkatiwalaan*

**14** Dahil tulad sa isang taong nangingibang-bansa na
tinawag ang kanyang mga alipin at ipinagkatiwala sa kanila
ang mga ari-arian niya. **15** At ibinigay niya sa isa ang limang
talento, at sa isa naman ay dalawa, at sa huli ay isa, bawat
isa ayon sa kani-kanyang kakayanan. At agad siyang umalis
ng bansa. **16** Pagkatapos umalis, ang nakatanggap ng limang
talento'y ginamit ang mga iyon para kumita, kaya't
nagkaroon pa siya ng limang talento. **17** Ganito rin naman
ang ginawa ng taong *nakatanggap* ng dalawa, siya rin ay
kumita ng dalawa pa. **18** Pero ang nakatanggap ng isa, pag-
alis ay naghukay sa ilalim ng lupa, at doon tinago ang pera
ng panginoon niya. **19** At paglipas ng mahabang panahon,
dumating ang panginoon ng mga aliping iyon, at kinausap
sila tungkol sa pera. **20** At paglapit ng taong tumanggap ng
limang talento, dinala niya iyong lima pang talento sabay
sabi, 'Panginoon, limang talento *po* ang binigay niyo sa akin.
Tignan niyo *po*, nagkaroon pa ko ng limang talento bukod
pa *po* sa mga ito. ' **21** Kaya't sinabi sa kanya ng panginoon
niya, 'Magaling, mabuti at matapat na alipin! Naging
matapat kang katiwala sa maliliit na bagay, ipapamahala ko
*ngayon sa iyo* ang malalaking bagay. Pumasok ka sa
kagalakan ng panginoon mo. ' **22** At lumapit rin ang
nakatanggap ng dalawang talento sabay sabi, 'Panginoon,
binigyan niyo *po* ako ng dalawang talento. Tignan niyo *po*,
nagkaroon pa ko ng dalawang talento bukod pa sa mga ito! '
**23** Sinabi sa kanya ng panginoon niya, 'Magaling, mabuti at

matapat na alipin! Naging matapat kang katiwala sa maliliit
na bagay, ipapamahala ko *ngayon sa iyo* ang malalaking
bagay. Pumasok ka sa kagalakan ng panginoon mo.' **24** At
ganun din *naman*, lumapit ang nakatanggap ng isang
talento sabay sinabi niya, 'Panginoon, kilala ko *po* kayo na
kayo *po'y* mabagsik na tao, umaani kung saan kayo hindi
nagtanim, at nagtitipon kung saan hindi kayo ang
nagpakalat. **25** At dala *po* ng takot, pag-alis ay tinago ko *po*
ang talento niyo sa ilalim ng lupa! Tignan *niyo po*, ito 'yung
pag-aari ninyo. **26** Pero pagsagot ng panginoon niya ay
sinabi sa kanya, 'Masama at tamad na alipin! Alam mo
palang umaani ako sa lugar na hindi ko tinamnan, at
nagtitipon sa lugar na hindi ako nagpakalat. **27** Dapat lang
na inilagay mo ang pero ko sa mga banko para sa pagbalik
ko ay natanggap ko *pa* sana ang pag-aari ko ng mayroong
interes. **28** Kaya't kunin niyo sa kanya ang talento at ibigay
niyo *ito* sa may 10 talento. **29** Dahil ito'y ibibigay sa bawat
isang mayroon *na* para siya'y managana, pero siya na wala,
kahit ang bagay na mayroon siya ay kukunin pa mula sa
kanya. **30** At itapon niyo ang walang pakinabang na alipin sa
gitna ng kadiliman sa labas kung saan magkakaroon ng
iyakan at ng pagngangalit ng mga ngipin.

### *Paghuhukom sa Pagdating ng Anak ng Tao*

**31** Pero pag dumating ang Anak ng Tao sa gitna ng
kaningningan Niya, pati ang lahat ng mga banal na anghel
na kasama Niya, sa puntong iyon, ay mauupo Siya sa trono
ng Kanyang kaluwalhatian. **32** At pagsasama-samahin Niya
sa Kanyang harapan ang lahat ng bansa, at paghihiwalayin
Niya sila mula sa isa't isa gaya ng pastor na hinihiwalay ang
mga tupa mula sa mga kambing. **33** At ipupuwesto Niya ang
mga totoong tupa sa kanang kamay Niya, pero ang mga
kambing sa kaliwa. **34** Sa puntong iyon, sasabihin ng Hari sa
mga nasa kanan Niya, 'Halikayo, ang mga pinagpala ng Ama
Ko! Manahin niyo ang Kahariang hinanda para sa inyo mula
pa sa pagkakatatag ng sanlibutan.' **35** Dahil nagutom Ako at
binigyan niyo Ko ng makakain; nauhaw Ako at pinainom

niyo Ako; naging dayuhan Ako at pinatuloy niyo Ako; 36
Hubad, at dinamtan niyo Ako; Nagkasakit Ako, at dinalaw
niyo Ako; nasa kulungan Ako, at pinuntahan niyo Ako.' 37
Kaya't sasagutin Siya ng mga matutuwid *at* sasabihin,
'Panginoon, kailan *po* namin nakita kayong nagugutom at
aming pinakain? O nauuhaw at aming pinainom? 38 Kailan
rin *po* namin kayong nakita *bilang* dayuhan, at aming
pinatuloy? O na hubad at aming dinamtan? 39 Kailan rin
namin Kayong nakitang may sakit o nasa bilangguan at
amin Kayong pinuntahan? 40 At pagsagot ng Hari ay
sasabihin sa kanila, 'Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, anuman
ang ginawa niyo sa isa sa mga abang kapatid Kong ito, ay
ginawa niyo sa Akin.'

### *Ang Mga Di Papapasukin sa Kaharian*

41 Pagkatapos ay sasabihin Niya rin sa mga nasa
kaliwa, 'Lumayo kayo sa Akin, kayong mga sinumpa,
papunta sa apoy na walang hanggan na hinanda para sa
diyablo at sa mga mensahero niya! 42 Dahil nagutom Ako at
hindi *niyo* Ko binigyan ng makakain; nauhaw Ako at hindi
*niyo* Ko pinainom; 43 naging dayuhan Ako, at hindi niyo Ko
pinatuloy; hubad, at hindi niyo Ko dinamtan; may sakit at
nasa bilangguan, pero hindi niyo Ko binisita. 44 Pagkatapos
ay sasagot sila sa Kanya, at sasabihin nila, 'Panginoon,
kailan *po* namin Kayo nakitang nagugutom, o nauuhaw, o
dayuhan, o hubad, o may sakit, o nasa bilangguan, at hindi
namin Kayo pinagsilbihan?' 45 Sa puntong iyon ay sasagutin
Niya sila *at* sasabihing, 'Sinasabi Ko sa inyo ang totoo,
anuman ang hindi niyo gawin sa isa sa mga abang ito ay
hindi niyo rin ginawa sa Akin.' 46 At aalis ang mga iyon
papunta sa walang hanggang kaparusahan, pero ang mga
matutuwid papunta sa walang hanggang Buhay."

### *Sinabi ni Jesus ang Mangyayari sa Kanya*

26 1 At nangyari, nang matapos ni Jesus lahat ang
mga katuruang ito, sinabi Niya sa mga alagad Niya,

2 "Alam niyo na paglipas ng dalawang araw ay gaganapin
na ang Paskuwa, at ang Anak ng Tao ay itatakwil para
maipako sa krus." 3 Sa puntong iyon ay nagpulong ang mga
pinunong pari at ang mga dalubhasa sa Biblia, pati na ang
mga punong-lingkod ng bayan doon sa korte ng pangulo ng
kaparian na nagngangalang Caiafas. 4 At sila'y nagplano
para madakip at para maipapatay si Jesus sa pamamagitan
ng pandaraya. 5 Pero sinabi nila, "Huwag sa kalagitnaan ng
pista para walang kaguluhang mangyari mula sa taong
bayan." 6 Pero *nang* si Jesus ay nagpunta sa Betanya, sa
loob ng bahay ni Simong ketongin,

### *Ibinuhos kay Jesus ang Mamahaling Langis*

7 lumapit sa Kanya ang isang babae na may dalang
mamahaling langis ng alabastro, at binuhos niya *iyon* sa
tuktok ng ulo Niya habang Siya'y nasa hapag-kainan. 8 Pero
nang makita ng mga alagad Niya, nagalit sila sabay sabi,
"Anung dahilan ng pag-aaksayang ito? 9 Dahil magagawa
*pang* ipagbili sa malaking halaga ang langis na iyan, at
mapamigay sa mga mahihirap!" 10 Pero nang malaman *ito*
ni Jesus, sinabi Niya sa kanila, "Bakit niyo binibigyan ng
problema ang babae, dahil *ba* gumawa siya ng magandang
bagay para sa Akin? 11 Hindi ba't mayroon kayong kasama
laging mga mahihirap; pero, hindi Ako laging nasa inyo? 12
Dahil nang ibuhos niya ang langis na ito sa katawan Ko,
hinanda na niya *ang* para sa libing Ko. 13 Sinasabi Ko sa inyo
ang totoo, saan man iproklama ang masayang balitang ito
sa buong daigdig, babangitin rin ang ginawa niyang ito
bilang paggunita sa kanya."

### *Naghanap si Judas ng Paraan para Ipagkanulo si Jesus*

14 Sa puntong iyon, umalis ang isa sa Labindalawa na
nagngangalang Judas Iskariote papunta sa mga pinunong
pari. 15 Sinabi niya, "Ano ang kaya ninyong ibigay sa akin at
ipagkakanulo ko Siya sa inyo?" At naglagay sila sa harap

niya ng 30 pirasong pilak. 16 At mula sa oras na iyon ay
naghanap *na* siya ng pagkakataon para maipagkanulo Siya.
17 At sa unang *araw* ng *pista ng tinapay* na walang lebadura,
lumapit ang mga alagad ni Jesus sa Kanya sabay sabi, "Saan
Niyo *po* gustong ipaghanda namin Kayo para kumain sa
Paskuwa?" 18 At ang sabi Niya, "Puntahan niyo sa loob ng
lungsod ang isang ito, at sabihin niyo sa kanya, 'Sabi ng
guro, palapit na ang oras Ko. Sa inyo Ko gagawin ang
Paskuwa kasama ng mga alagad Ko. " 19 Kaya't kumilos ang
mga alagad sa paraan na sinabi sa kanila ni Jesus, at
hinanda nila ang Paskuwa. 20 At pagsapit ng gabi, naupo
Siya sa hapag-kainan kasama ng Labindalawa. 21 At habang
kumakain sila ay sinabi Niya, "Sinasabi Ko sa inyo ang totoo
na tatraydorin Ako ng isa sa inyo." 22 Pero *sa kabila* ng
sobrang kalungkutan, bawat isa sa kanila ay nagsimulang
magsabi sa Kanya, "Ako *po* ba *iyon*, Panginoon?" 23 At
pagsagot ay sinabi Niya, "Ang kasabay Kong nagsawsaw ng
kamay sa loob ng lalagyan ng ulam ang siyang
mangtatraydor sa Akin. 24 Ang Anak ng Tao ay talagang
papanaw batay sa naisulat tungkol sa Kanya, pero lagot ang
taong ito na siyang dahilan para madakip ang Anak ng Tao.
Naging mabuti *pa sana* sa taong ito, kung hindi na siya
pinanganak *pa*!" 25 At sumagot si Judas na magkakanulo sa
Kanya. Sinabi nito, "Ako *po* ba, Guro?" Sinabi Niya sa kanya,
"Ikaw ang nagsabi."

## *Ang Huling Hapunan ni Jesus bago Siya Madakip*

26 At habang kumakain sila, kinuha ni Jesus ang
tinapay, at pagtapos pagpalain ay hinati iyon at binigay Niya
sa mga alagad, sabay sinabi, "Tanggapin niyo. Kainin niyo.
Ito ang katawan Ko." 27 At kinuha *Niya* ang baso, at
nagpasalamat. Binigay Niya *iyon* sa kanila sabay sabi,
"Uminom kayong lahat mula rito, 28 dahil ito ang dugo Ko
para sa panibagong kasunduan na binubuhos para sa
nakararami para sa ikapagpapatawad ng mga kasalanan. 29
Pero sinasabi Ko sa inyo na mula ngayon ay hinding hindi
na Ko iinom mula sa bunga ng ubas na ito hanggang sa

araw na iyon, pagka ininom Ko *na* itong bago kasama niyo
sa loob ng Kaharian ng Ama Ko." **30** At pagkatapos nilang
umawit ng pagsamba, lumabas *na* sila papunta sa Bundok
ng Olibo.

### *Lahat Kayo ay Babaliktad*

**31** Sa puntong iyon ay sinabi ni Jesus sa kanila,
"Ngayong gabing ito lahat kayo ay babaliktad dahil sa Akin.
Naisulat kasi, 'Patutumbahin ko ang pastor, at magsisikalat
ang mga tupa ng kawan.' **32** Pero matapos na maibangon
Ako, mauuna Ako sa inyo papunta ng Galilee." **33** Sumagot
si Pedro at sinabi sa Kanya, "Kung lahat man ay bumaliktad
dahil *po* sa Inyo, hindi ako kailanman babaliktad!" **34** Sinabi
sa kanya ni Jesus, "Sinasabi Ko *sa iyo* ang totoo na ngayong
gabing ito, bago tumilaok ang manok, ay tatlong beses mo
Kong itatatwa." **35** Sinabi sa kanya ni Pedro, "Kahit pa
kailanganin akong mamatay kasama Niyo, hinding hindi ko
*po* Kayo itatatwa!" Ganoon rin ang sinabi ng lahat ng mga
alagad.

### *Nanalangin Si Jesus sa Getsemane*

**36** Pagkatapos ay kasama nilang pumunta si Jesus sa
lugar na kung tawagi'y Getsemane, at sinabi Niya sa mga
alagad, "Umupo kayo rito, habang Ako *naman* ay
magpupunta roon *para* manalangin." **37** Pero nang isama
Niya si Pedro at ang dalawang lalaking anak ni Zebedeo,
nagsimula Siyang malungkot at mabagabag. **38** Kaya't sinabi
Niya sa kanila, "Ang kaluluwa Ko ay nagdurusa na halos
ikamatay *Ko*! Dito muna kayo at magbantay kayo kasama
Ko." **39** At pagkalakad ng kaunti, isinubsob Niya ang mukha
Niya *sa lupa*. At habang nananalangin ay sinabi *Niya*, "Ama
Ko, kung maaari *lang po* na di na dumating sa Akin ang
basong ito; pero di *po* base sa kagustuhan Ko kundi base
sa Inyo!" **40** Pagtapos ay lumapit Siya papunta sa mga
alagad at nakita silang natutulog. Kaya't sinabi Niya kay
Pedro, "Hindi niyo *ba* kaya sa ganitong paraan, sa loob ng
isang oras, na makapagbantay kasama Ko? **41** Manatili
kayong gising at manalangin para hindi kayo malagay sa

gitna ng tukso! Totoong gustong sumunod ang espiritu pero
mahina ang katawang tao." **42** Muli Siyang lumayo sa kanila
sa pangalawang beses para manalangin. Sabi *Niya*, "Ama
Ko, kung hindi pwedeng maalis sa Akin ang basong ito nang
hindi Ko ito iniinom, ang kagustuhan Niyo *po* ang
mangyari!" **43** At pagdating Niya, nadatnan uli silang
natutulog dahil nahirapan silang idilat ang *kanilang* mga
mata. **44** Kaya't iniwanan sila, at muli Siyang lumayo para
manalangin sa pangatlong beses na sinasabi ang kaparehas
na mga salita. **45** Pagkatapos ay pumunta Siya palapit sa
mga alagad Niya, at sinabi sa kanila, "Hanggang ngayon *ba*
naman ay natutulog pa kayo at nagpapahinga? Tignan *niyo*,
dumating na ang oras at ang Anak ng Tao ay ipagkakanulo
na sa mga kamay ng mga makasalanan.

## *Ang Halik ni Judas*

**46** Tumayo na kayo! Alis na tayo. Tignan *niyo*, palapit
na ang magkakanulo sa Akin." **47** At habang nagsasalita pa
Siya ay biglang dumating si Judas, isa sa Labindalawa, at
kasama niya ang napakaraming tao na may mga patalim at
pamalo na galing sa mga pinunong pari at punong-lingkod
ng taong bayan. **48** At ang nagkanulo sa Kanya ay binigyan
sila ng senyales. Sabi *nito*, "Sinumang halikan ko, Siya na
iyon. Dakipin niyo na Siya." **49** Kaya't agad-agad, paglapit
kay Jesus ay sinabi niya, "Pagpalain nawa kayo, Guro,"
sabay halik sa Kanya. **50** Pero sinabi ni Jesus sa kanya,
"Kaibigan, ano ang dahilan ng pagdating mo?" Kaya't
lumapit sila sabay sunggab kay Jesus, at kinuha nila Siya. **51**
At bigla *na lang*, isa sa mga kasamahan ni Jesus ay inunat
ang kamay, sabay bunot sa patalim niya, at tinaga ang
alipin ng pangulo ng kaparian, *anupa't* natanggal ang
taynga nito. **52** Kaya't sinabi ni Jesus sa kanya, "Ibalik mo
ang patalim sa loob ng suksukan nito! Dahil lahat ng
gumagamit ng patalim ay mapapahamak sa pamamagitan
ng patalim. **53** O akala mo ba na hindi ko kaya ngayong
humingi ng tulong sa Ama Ko para magpadala Siya sa Akin
ng higit pa sa 12 lehiyon ng mga anghel? **54** Kung gayo'y

paano matutupad ang nakasulat sa Biblia kung saan dapat
na mangyari ang ganito?" **55** Sa loob ng oras ding iyon, sinabi
ni Jesus sa sangkatutak na taong *naroon*, "Nagpunta ba
kayo laban sa isang kriminal at nagdala pa *kayo* ng mga
patalim at mga pamalo para kunin Ako? Araw-araw tayong
magkasama habang nakaupo Akong nagtuturo sa loob ng
templo, pero hindi niyo Ko hinuhuli.

### *Isang Palabas na Paglilitis*

**56** Pero nangyari ang lahat ng ito, para matupad ang
sinulat ng mga propeta." Sa puntong iyon, iniwan siya ng
lahat ng mga alagad para tumakas. **57** At dinala si Jesus ng
mga nanghuli papunta kay Caiafas na pangulo ng kaparian
kung saan nagkatipon ang mga dalubhasa sa Biblia at ang
mga punong-lingkod. **58** Pero sinundan Siya ni Pedro sa
kalayuan hanggang sa palasyo ng pangulo ng kaparian. At
nang makapasok sa loob ay umupo siya kasama ng mga
gwardia para panoorin ang kahahantungan. **59** At naghanap
ng pekeng testimonya laban kay Jesus ang mga pinunong
pari, at ang mga punong-lingkod, pati na ang buong
kapulungan sa layong iligpit Siya; **60** pero wala silang nakita,
kahit pa maraming pekeng testigo ang nagpunta, hindi nila
makita ang hinahanap nila. At sa bandang huli, may lumapit
na dalawang pekeng testigo. **61** Sinabi nila, "Sinabi nito,
'Magagawa kong wasakin ang templo ng Diyos at buoin ito
sa loob ng tatlong araw.' " **62** At pagtayo ng pangulo ng
kaparian ay sinabi sa Kanya, "Wala ka bang isasagot? Ano
itong mga binibigay nilang testimonya laban sa Iyo?" **63** Pero
tumahimik *lang* si Jesus, kaya't sumagot ang pangulo ng
kaparian *at* sinabi sa Kanya, "Inuutusan kita sa ilalim ng
batas *at* sa pamamagitan ng Diyos na Buhay na sabihin Mo
sa amin kung Ikaw ba *talaga* ang Kristo, ang Anak ng
Diyos!"

## *Inamin ni Jesus na Siya ang Anak ng Diyos*

**64** Sagot sa kanya ni Jesus, "Ikaw *na* ang nagsabi.
Bukod pa rian sinasabi Ko sa iyo na mula ngayon ay
makikita niyo ang Anak ng Taong nakaupo mula sa kanan
ng Makapangyarihan at dumarating sa ibabaw ng kaulapan
ng langit!" **65** Kaya't winarak ng pangulo ng kaparian ang
kasuotan niya sabay sabi, "Dahil nilapastangan Niya ang
Diyos, bakit pa nating kailangan magkaroon ng testigo?
Tignan *niyo*? Ngayon narinig niyo ang panlalapastangan
Niya sa Diyos. **66** Ano sa tingin niyo?" At nang sagutin ay
sinabi nila, "Nararapat Siyang mamatay!" **67** Sa puntong iyon
ay nagpaulan sila ng mga dura papunta sa mukha Niya
sabay pinagsusuntok Siya, at ang iba *nama'y*
pinagsasampal Siya **68** habang sinasabi, "Kristo, ipahayag Mo
sa amin sa tulong ng Diyos ang siyang sumapak *sa Iyo*!"

## *Itinanggi ni Pedro na kilala niya si Jesus*

**69** Samantala, nakaupo *lang* si Pedro sa labas sa gitna
ng pasilyo. At *may* isang batang babae na lumapit sa kanya
sabay sabi, "Kayo rin ay kasama ni Jesus na Galilenyo." **70**
Pero itinanggi niya sa harapan ng lahat *at* sinabi, "Hindi ko
naiintindihan ang sinasabi mo." **71** Pero pagkaalis niya *roon*
papunta sa koridor, may isa *pang* nakakita sa kanya at
sinabi sa mga naroon, "Kasamahan rin ito ni Jesus na
Nazareno!" **72** At muli niyang itinanggi na may kasama *pang*
panunumpa, "Hindi ko pa nakadaumpalad ang taong *iyon*."
**73** Pero pagtapos ng ilang sandali, lumapit iyong mga
nakatambay *roon* sabay sinabi kay Pedro, "Talaga *ngang*
kasama ka rin nila, dahil kahit na sa punto ng pananalita mo
ay nahahalata ka na!" **74** Sa puntong iyon ay nagsimula na
siyang magmura at isinumpa niyang, "Hindi ko *nga* kilala
ang taong *iyon*!" At biglang may tumilaok na manok. **75** At
naalala ni Pedro ang salitang sinabi ni Jesus sa kanyang,
"Bago tumilaok ang manok, tatlong beses mo Akong
itatatwa." At nang makalabas na *siya roon* ay umuwi siyang
humahagulgol sa pag-iyak.

### *Nagpakamatay si Judas*

27

1 At kinaumagahan, nagkaroon ng
pagpupulong ang lahat ng pinunong pari at
ang mga punong-lingkod ng bayan laban kay
Jesus, para ipapatay Siya; 2 kaya't habang
nakagapos Siya, dinala at iniharap nila Siya
kay Pontio Pilato na gobernador. 3 At nang makita ni Judas
na nagkanulo sa Kanya na nahatulan Siyang mamatay,
nagsisi ito *at* ibinalik ang 30 piraso ng pilak sa mga pinunong
pari at sa mga punong-lingkod ng bayan. 4 habang sinasabi,
"Nagkasala ako nang ibigay *ko sa inyo* ang dugo na walang
bahid ng kasalanan!" Pero ang sagot nila, "Ano ngayon *ito*
sa amin? Alam mo *na* ang ginagawa mo." 5 Pero tinapon *niya*
*lang* ang pera sa loob ng templo sabay alis. At nang
makaalis ay nagbigti siya. 6 Pero nang kunin ng mga
pinunong pari ang mga pilak ay sinabi nila, "Hindi dapat
isama ang mga ito sa loob ng kabang-yaman ng mga
handog sa templo dahil pinambayad ito sa buhay ng tao." 7
At nang makakuha ng desisyon ay ginamit nila *ang* mga
iyon *para* bilhin ang lote ng magpapalayok para gawing
libingan ng mga dayuhan. 8 Kaya naman, tinawag ang
loteng iyon na lupang dugo hanggang sa panahong ito. 9
Kaya't natupad ang sinabi sa pamamagitan ng propeta
Jeremias na nagsasabing, "At kinuha ko ang 30 pirasong
pilak na halaga ng pagkakapresyo sa kanya, ang tinakdang
halaga ng mga anak ni Israel, 10 at iyon ay binigay sa kanila
para sa lote ng magpapalayok ayon sa ibinilin sa akin ng
Panginoon."

### *Sinuri si Jesus ng Gobernador*

11 At tumayo si Jesus sa harap ng gobernador; at
tinanong Siya ng gobernador na nagsabing, "Ikaw *ba* ang
hari ng mga Judyo?" At sinabi ni Jesus sa kanya, "Ikaw *na*
*ang* nagsasabi." 12 Pero nang Siya'y pag-aakusahan ng mga
pinunong pari at ng mga punong-lingkod ng bayan, hindi

Siya sumagot. **13** Kaya't sinabi sa Kanya ni Pilato, "Hindi Mo
*ba* naririnig kung gaano karami ang mga sinasabi nila laban
*sa Iyo*?" **14** At hindi Niya siya sinagot ng kahit isa *mang* salita,
kaya naman sobrang nagtaka ang gobernador. **15** Ngayon,
ayon sa nakaugalian *tuwing* pista, dapat na magpalaya ang
gobernador ng isang bilanggo sa taong bayan sinumang
hilingin nila. **16** At nang mga panahong iyon ay mayroon
silang kilalang bilanggo na nagngangalang Barabbas. **17**
Kaya nang magkatipon sila, sinabi sa kanila ni Pilato, "Sino
ang gusto ninyong palayain ko sa inyo, *si* Barabbas o *si*
Jesus na kung tawagin ay Kristo?" **18** Dahil alam niya na
hinuli nila Siya dahil sa inggit.

### *Ipinagpalit si Jesus sa isang Kriminal*

**19** Pero habang nakaupo siya sa ibabaw ng Luklukan
ng Hukuman, pumunta sa kanya ang asawa niya sabay sabi,
"Huwag kana nga makialam sa matuwid na *taong* iyan, dahil
ngayong araw ay sobra akong nahirapan sa panaginip ng
dahil sa Kanya!" **20** Pero kinumbinsi ng mga pinunong pari at
ng mga punong-lingkod ng bayan ang madla na hangarin
nila si Barabbas at patayin si Jesus. **21** At nang sumagot ang
gobernador ay sinabi sa kanila, "Sino sa dalawa ang gusto
niyong palayain ko sa inyo? At ang sinabi nila'y, "Barabbas!"
**22** Sinabi sa kanila ni Pilato, "Ano naman ang gagawin ko kay
Jesus na kung tawagin ay Kristo? Sinabi nilang lahat sa
kanya, "Ipako siya sa krus!" **23** At sinabi ng gobernador, "Ano
namang kasamaan ang nagawa Niya?" Pero lalo lang silang
nagsigawan *at* nagsabing, "Ipako Siya sa krus!"

### *Naghugas Kamay ang Gobernador*

**24** At nang makita ni Pilato na hindi iyon nakatulong
kundi ay lalo lang nagkaroon ng kaguluhan, kumuha siya ng
tubig sabay naghugas ng mga kamay sa harapan ng madla
*habang* sinasabi, "Wala akong kinalaman sa *pagpapadanak*
sa dugo ng matuwid na *taong* ito. Kayo ang siyang
mananagot!" **25** At nang sumagot ang buong taong bayan ay

sinabi nila, "Pananagutan namin at ng mga anak namin ang
dugo Niya!" **26** Kaya't pinakawalan niya sa kanila si Barabbas,
at matapos niyang ipalatigo si Jesus, dinala *na Siya* para
maipako sa krus. **27** At nang dalhin ng mga pulis ng
gobernador si Jesus sa loob ng kampo, nag-umpukan ang
buong grupo ng mga pulis sa harapan Niya.

### *Pinaglaruan si Jesus at Pinarusahan*

**28** At pagtapos Siyang hubaran ay dinamtan nila Siya
ng mapulang balabal. **29** At matapos gumawa ng isang
koronang yari sa matitinik na halaman, nilagay nila *ito* sa
ibabaw ng ulo Niya, at isang tambo sa kanang kamay Niya.
At pagluhod sa harapan Niya, pinagtawanan nila Siya
habang sinasabi, "Mabuhay ang hari ng mga Judio!" **30** At
matapos Siyang pagduduraan, kinuha nila ang tambo at
hinampas nila *ito* sa ulo Niya. **31** At matapos Siyang
paglaruan, tinanggal nila sa Kanya ang balabal at sinuot nila
sa Kanya ang mga damit Niya, at Siya'y dinala nila para
ipako sa krus. **32** At pagkaalis ay nakasalubong nila ang isang
mamang taga Cirene na Simon ang pangalan. Pinilit nila
itong bitbitin ang krus Niya.

### *Golgota, ang Lugar ng mga Bungo*

**33** At nang makarating sa isang lugar na kung tawagin
ay Golgota na ibig sabihin ay lugar ng bungo, **34** binigyan
nila Siya ng suka na may halong apdo para mainom. Pero
hindi Niya gustong inumin nang malasahan *iyon*. **35** At nang
maipako na Siya sa krus, pinaghatian nila ang mga damit
Niya *saka* pinagpustahan, para matupad ang ipinahayag sa
pamamagitan ng propeta, "Pinaghatian nila ang mga
balabal Ko sa kanilang mga sarili at pinagpustahan nila ang
damit Ko." **36** At nakaupo silang nagbantay sa Kanya roon. **37**
Tapos, ikinabit nila sa itaas ng ulunan Niya ang kasulatan
*tungkol* sa krimeng nagawa Niya: "Ito ay si Jesus, ang Hari
ng mga Judio." **38** Sa panahon *ding* iyon ay ipinakong
kasama Niya ang dalawang mandarambong, isa sa kanan

at isa sa kaliwa. **39** At ang mga dumaraan *doon* ay minumura
Siya, pailing-iling *pa*, **40** at sinasabing, "Ang gigiba sa templo
at gagawin *ito* sa loob ng tatlong araw? Iligtas Mo ang sarili
Mo. Kung ikaw *nga* ang Anak ng Diyos, bumaba Ka mula sa
krus!" **41** At gayun din, ang mga pinunong pari ay nanlilibak
kasama ng mga dalubhasa sa Biblia at mga punong-lingkod.
Sabi nila, **42** "Iniligtas Niya ang iba, sarili Niya hindi Niya
kayang iligtas? Kung hari Siya ng Israel, bumaba Siya
ngayon mula sa krus at mananalig kami sa Kanya. **43** May
tiwala Siya sa Diyos? Siya'y iligtas Niya ngayon kung
natutuwa Siya sa Kanya, dahil nga sinabi Niya, 'Ako ay Anak
ng Diyos.' " **44** At ganito rin sa Kanya ang mga
mandarambong na pinakong kasama Niya sa panunuligsa
nila sa Kanya.

## *Pagkamatay ni Jesus*

**46** At nang mag-aalas tres *na* ng hapon, sumigaw si
Jesus *at* sinabi ng may malakas na tinig, "Eli, Eli! Lama
sabachtani?" Ibig sabihin nito ay "Diyos Ko, Diyos Ko, bakit
Niyo *po* Ako pinabayaan?" **47** Kaya't nang marinig *ito* ng ilan
sa mga nakatayo roon, sinabi nila na tinatawag Niya si Elias.
**48** At agad na tumakbo ang isa sa kanila sabay kuha sa
spongha na puno ng suka. Pagtapos ay kinabit *iyon* sa isang
tambo *sabay* pinainom sa Kanya. **49** Pero ang iba *naman* ay
sinabi, "Hayaan mo lang, tignan natin kung darating *nga* si
Elias para iligtas Siya." **50** At muli *pang* sumigaw ng malakas
si Jesus *at* isinuko Niya na ang espiritu. **51** At bigla *na lang*
napunit sa gitna ang kurtina ng templo mula sa taas
hanggang sa pinakababa, at ang daigdig ay lumindol, tapos
ay nahati ang mga malalaking bato. **52** At nabuksan ang mga
puntod at maraming katawan ng mga tulog na santo ang
nagsibangon! **53** At nang maglabasan mula sa mga puntod,
matapos Niyang bumangon, pumasok sila sa loob ng banal
na lungsod at nagpakita sa marami. **54** Pero nang
masaksihan ng kapitan at ng mga kasamahan niyang
nagbabantay kay Jesus ang paglindol at ang mga nangyari,
sobra silang natakot sabay sabi, "Totoo *ngang* ito'y Anak ng

Diyos!" **55** At doon sa kalayuan ay may maraming
kababaihang nanonood na nakasama ni Jesus mula *pa* sa
Galilee *at* tumutulong sa Kanya. **56** Kasama sa mga ito ay si
Maria na taga Magdala at Mariang ina ni Tyago at Jose, pati
na ang ina ng mga anak ni Zebedeo. **57** At pagsapit ng dilim
ay *may* dumating *na isang* mayamang tao mula sa Arimatea
na nagngangalang Jose na siya ring tinuruan ni Jesus. **58**
Pagpunta kay Pilato ay hiniling niya ang katawan ni Jesus.
Nang oras ding iyon ay ipinag-utos ni Pilatong dalhin na ang
katawan.

### *Mga Kaganapan sa Libing ni Jesus*

**59** Matapos kunin ni Jose ang katawan ay binalot niya
ito ng malinis *at* pinong telang lino, **60** at inilagay niya ito sa
loob ng bago niyang libingan na inukit niya mula sa
malaking bato. At nang sarhan ng malaking bato ang
pasukan ng libingan, umalis na siya. **61** Pero si Maria na taga
Magdala at ang isa pang Maria ay nakaupo roon katapat ng
puntod. **62** At kinabukasan na siyang *araw* matapos ang araw
ng paghahanda, nagpulong ang mga pinunong pari at ang
mga pariseo kasama ni Pilato. **63** Sabi nila, "Panginoon,
naalala *po* namin na sinabi ng manlolokong iyon habang
nabubuhay pa siya, "Pagtapos ng tatlong araw ay babangon
Ako." **64** Kaya naman, ipag-utos niyo na bantayang mabuti
ang libingan hanggang sa ikatlong araw kundi ay baka
dumating ang mga alagad Niya sa gabi, Siya'y nakawin nila,
at sabihin sa taong bayang nagbangon Siya mula sa mga
patay! Kaya't ang magiging huling pandaraya ay mas malala
pa sa nauna." **65** Kaya't sinabi sa kanila ni Pilato, "Mayroon
kayong gwardia. Puntahan niyo't bantayang mabuti ayon sa
nakikita niyo." **66** At nang makaalis ay binantayan nila ng
mabuti ang libingan; tinatakan ang bato, *tsaka* nagsama *pa*
ng gwardia.

### *Nagbangon si Jesus mula sa Libingan*

# 28

1 At sa pagtatapos ng Pamamahinga, sa
madaling araw ng unang *araw* ng linggo,
lumakad si Maria na taga Magdala at ang isa
pang Maria para tignan ang libingan. 2 At
biglang nagkalindol ng malakas dahil *may*
anghel ng Panginoon na bumaba mula sa langit. Lumapit
siya *roon*, iginulong ang bato palayo sa entrada, at naupo
sa ibabaw nito. 3 Bukod pa rito, ang itsura niya ay tulad sa
nagniningning na liwanag at ang damit niya'y parang niyebe
sa kaputian. 4 At dahil sa takot sa kanya, nanigas ang mga
nagbabantay at naging parang mga patay. 5 Pero pagsagot
ng anghel sa mga kababaihan ay sinabi nito, "Huwag
kayong matakot, dahil alam ko na si Jesus na pinako sa krus
ang hinahanap niyo. 6 Wala na Siya rito, dahil nagbangon
Siya tulad ng sinabi Niya! Halikayo, tignan niyo ang lugar
kung saan inilagay ang Panginoon. 7 Kaya't pagka-alis ay
sabihin niyo agad sa mga alagad Niya na nagbangon Siya
mula sa mga patay, at tignan *niyo*, nauna na Siya sa inyo
papunta ng Galilee; doon niyo Siya makikita. Ayan, sinabi
ko na sa inyo!" 8 Kaya't agad-agad silang umalis mula sa
libingan ng may matinding takot at tuwa. Tumakbo na sila
para ihatid ang balita sa mga alagad Niya. 9 Pero habang
sila'y naglalakbay para ihatid ang balita sa mga alagad Niya,
bigla namang sinalubong sila ni Jesus. Sabi *Niya*,
"Magdiwang kayo!" At paglapit ay hinawakan nila ang mga
paa Niya at sinamba Siya. 10 Kaya't sabi sa kanila ni Jesus,
"Huwag kayong matakot. Umalis *na* kayo para sabihin sa
mga kapatid Ko na pumunta sila sa loob ng Galilee at doon
nila Ako makikita." 11 At habang naglalakbay sila, kapansin-
pansin na ilan sa mga bantay ay umalis papunta ng lungsod.
Ibinalita nila sa mga pinunong pari ang lahat ng nangyari.
12 At matapos makipagpulong kasama ng mga punong-
lingkod ng bayan at makakuha ng desisyon, nagbigay sila
ng malaking *halaga* ng salapi sa mga pulis. 13 Sabi ng mga
*ito*, "Sabihin niyo na ang mga alagad Niya'y dumating ng
gabi para nakawin Siya habang natutulog kami. 14 At kung

marinig ito ng gobernador, kukumbinsihin namin siya at
ililigtas kayo sa anumang alalahanin." 15 At nang tanggapin
nila ang salapi, ginawa nila gaya ng itinuro sa kanila, at ang
balitang ito ang kumalat sa mga Judio hanggang sa
panahong ito.

### *Huling Tagubilin ni Jesus*

16 Pero nagpunta sa gitna ng Galilee ang 11 mga
alagad doon sa bundok na sinabi sa kanila ni Jesus. 17 At
nang makita Siya ay sinamba nila Siya: pero may mga
nagduda. 18 Kaya't paglapit ni Jesus ay kinausap Niya sila.
Sabi Niya, "Lahat ng kapangyarihan sa langit at sa lupa ay
ibinigay na sa Akin. 19 Kaya't pagka alis niyo ay turuan niyo
ang lahat ng bansa, *at* ilublob sila gamit ang pangalan ng
Ama, at ng Anak, at ng Banal na Espiritu. 20 Tuturuan *niyo*
silang sundin ang lahat ng mga inutos Ko sa inyo, gaano
man karami, at pansinin niyo, Ako ay kasama niyo sa lahat
ng mga araw, hanggang sa katapusan ng mundo. Amen."

**------------------------ wakas -----------------------**

## *Personal na Panalangin*

"Panginoong Jesus, marami pong salamat sa iyong dakilang pag-ibig sa akin. Inalay Niyo po ang Inyong buhay para sa aking kaligtasan. Ang buhay ko ay mula po sa Inyo pati na ang lahat ng mga biyayang tinatamasa ko sa araw-araw: pamilya, mga kaibigan, aking hanap -buhay at mga ari-arian. Salamat po na Kayo po'y dumating sa lupa upang ipakita sa amin ang liwanag ng buhay. Salamat po sa Iyong mga Salita na nagdulot sa akin na maunawaan ang katotohanan. Salamat po na nais pa Ninyo akong pagpalain di lamang sa buhay na ito kundi sa buhay na darating. Salamat po na sa kabila ng lahat ng problema ng buhay, ako po'y may pag-asa dahil sa Inyong magandang plano sa akin. Nais ko pong makilala Kayo at ang inyong plano sa aking buhay. Nais ko pong sumunod sa Inyo dahil po Kayo ang tunay na Diyos at Tagapagligtas ng aking buhay. Turuan N'yo po akong magmahal, manalig at sumunod araw-araw. Patawad po, Panginoon sa aking mga pagkakamali. Tinatanggap ko po ang Inyong kapatawaran sa aking mga kasalanan. Pagpalain N'yo pa po ang aking buhay. Amen."

## *Pangwakas na Salita*

Kaibigan, nawa'y napagpala ka sa iyong binasa. Kung may kumento ka o katanungan tungkol sa iyong mga nabasa, kung nais mo pang makilala ang Panginoong Jesus o di kaya'y may iba ka pang personal na katanungan. Huwag mahiyang sumulat sa email na ito: malayangbiblia@gmail.com o di kaya'y tumawag/mag-text sa mga numerong ito: 0917-715-0777, at 0999-996-5100. Ang serbisyong ito ay totoo at walang bayad. Pagpalain ka ng Diyos!

